Mangyayaring mabuhay kahi't waláng langit, kahi't waláng hangin at kahi't walâng araw; nguni't hindî mangyayaring mabuhay kailán man kung walâng tunay na pagsintá.

JOSÉ RIZAL.

PASCUAL H. POBLETE

# LUCRECIA TRICIPTINO

## KASAYSAYANG TUNAY NA NANGYARI

## DAKILANG ULIRÁN NĞ MĞA BABAE

Luwalhatì nğ esposo ang mápagtapat na esposa.

MAYNILA:

**Limbagan ni J. Martinez**

Daang Estraude blg. 7, Binundók.

1914.

HANDOG

SA MG̃A **DALAGA,**

SA MG̃A **ESPOSA**

AT SA MG̃A **INA**

NI

PASCUAL H. POBLETE.

Maynilà, 1 ng̃ Julio ng̃ 1914.



Ang babae ang nakaaakit sa lalaking gumawâ ng̃ mg̃a dakilang bagay.

PASCUAL H. POBLETE.



XXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXXX

# PAUNAWÀ



Si LUCRECIA'Y mapagkukunang ulirán ng̃ mabaít na anák na babae, ng̃ matimtimang dalaga at ng̃ esposang mápagmahal ng̃ sariling puri at ng̃ kapurihán ng̃ kanyáng esposo.

Ulirán si COLATINO ng̃ mabuting anák, ng̃ matalinong binatà at ng̃ masintahing esposo.

Sa nangyaring kalaguimlaguim na sakunâ kay COLATINO at kay LUCRECIA'Y mapaglilining ng̃ mg̃a may asawang lalaki, na hindî marapat ipagparang̃alan ang kagandahan ng̃ esposa, kahi't sa lalong malapit na kamag-ának.

Halimbawang maningníng sa pagpapasunod sa anák na binatà't sa anák na dalaga ang kasalán ng̃ mg̃a magulang ni COLATINO'T ni LUCRECIA.

Mapagkukurò sa mg̃a kakilakilabot na nangyari sa haring TARQUINO at sa dalawáng anák niyáng si SEXTO at si ARONCIO, na kahi't anóng taas ng̃ kalagaya'y inaabot ng̃ parusa ng̃ La-

ngit, at pagdatíng ng taning na guhit ay pinagbabayaran ang masasamáng gawâ.

Sa kahapishapis na nangyari sa magandáng *vestal* na si VALERIA, ay mapaggugunamgunam ng mga dalaga ang masakláp na bunga ng pagpapagahís sa masigabong udyók ng pusò, kung ang udyók na itó'y lihís sa guhit na taning ng magandá't wagás na kaugalîan.

Pakinabangan nawâ ng aking mga kalahì itóng muntíng pinagpaguran, ang siyáng lalong maalab kong nais.

Ngayó'y pasisimulan ko itóng kasaysayan.



# Lucrecia Triciptino

## I.

### Ang pagsintá nĝ mĝa tagá Roma nĝ unang panahón.

Ang sasaysayin kong buhay ay tunay na nangyari sa Roma nĝ panahóng una; nĝuni't bago ko pasimulâa'y inaakalà kong kinakailanĝang sabihin muna kung paano ang *pagsintá* nĝ mĝa tagá Roma nĝ panahóng iyón, sa pagká't sa ganyá'y lalong mapaglilining na magalíng nĝ bumabasa ang mĝa dakilang halimbawang napapalaman sa aklát na itó.

LAKÁS ang kahulugán nĝ panĝalang ROMA.

Nanĝagkáisang magbigáy nĝ katibayan sa panĝalang itó nĝ *emperatriz* nĝ daigdíg ang lahát nĝ bagay.

Ang mg̃a *Ley* (1) at ang mg̃a *constitución* (2), ang mg̃a *arte* (3) at ang mg̃a *monumento* (4), ang *religión* (5) at ang mg̃a *ceremonia* (6), ang pagtataním ng̃ galit at ang PAGSINTÁ.

Ang LAKÁS ng̃â ang pinagsaligan ng̃ PAGSINTÁ ng̃ mg̃a tagá Roma, samantaláng ang GANDÁ ang pinagsaligan ng̃ PAGSINTÁ ng̃ mg̃a tagá Grecia.

Dahil sa ganitóng mg̃a pinagsaligan, ang *pagsintá* ng̃ mg̃a tagá Roma'y halos nagkakawang̃iswang̃is, hindî malakí ang pinag-íibhan.

Samantalang ang *pagsintá* ng̃ mg̃a tagá Grecia ay nagkakáiba't ibáng totoo, na gaya namán ng̃ lubháng pagkakáiba't ibá ng̃ pagkilala ng̃ kagandahan.

---

(1) Palatuntunang laguì ng̃ mg̃a bagay. Kautusáng lagdâ ng̃ harì ó *emperador absoluto*. Sa mg̃a *monarquía constitucional* at sa mg̃a *república* ay ang kautusáng pinagkayarian ng̃ *Senado* at ng̃ *Cámara ng̃ mg̃a diputado*, na pinagtibay ng̃ harì ó ng̃ *presidente* ng̃ *república*.

(2) Ang kapisanan ng̃ mg̃a *ley* na nauukol sa pagkatatag ng̃ isáng nación.

(3) Kapisanan ng̃ mg̃a atas at mg̃a palatuntunan sa paggawâ ng̃ anó man.

(4) Mg̃a matitibay na gawáng ang guinagamit ay mármol ó ibáng matigás na bató, tansô ó bakal, na itinatayô sa mg̃a hayág na lugar upáng huwág malimutan ang isáng táo ó ang mg̃a dakilang bagay na nangyari.

(5) Bisà ng̃ sariling budhî na umaakit sa ating sambahín ang Lumaláng ng̃ nang̃akikita at hindî nakikita.

(6) Mg̃a gawáng nagpapakilala ng̃ pagsambá't pananalig sa Dios. Mg̃a gawáng nagpapatibay ng̃ katotohanan ng̃ ating damdamin ó ng̃ anó mang kasunduan.

May mg̃a táong nang̃agpápalagay na ang kagandaha'y na sa mainam na kilos; ang mg̃a ibá namá'y na sa kamahalan ng̃ asal; may nagsasabing na sa anyóng mápagmahál ng̃ dang̃ál at mapusok ang loob; may humahanap namán ng̃ malambíng at mahinhín.

Inirog ni Alcibíades (1) ang kagandahang nakaaakit sa kalupâan at may masayáng kaugalîan.

Ang katahimika't kahusayan ng̃ loob ang kagandahang minagalíng namán ni Platón (2).

Isinasalig namán ng̃ marami ang kagandahan sa ibá't ibáng anyô ng̃ mukhâ, ng̃ mg̃a matá, ng̃ anyô ng̃ pang̃ang̃atawán, ng̃ kulay ng̃ balát at ng̃ buhók, ng̃ tabas ng̃ ilóng at ibá pang sarisaring anyô at kalagayang halos hindî mabilang.

Sa *lakás* ay hindî nangyayari ang gayóng pagkakáiba't ibá.

---

(1) Si Alcibíades ay general ng̃ tagá Atenas na naglingkód muna at sakâ nagtaksíl sa kanyáng bayan. Ipinatapon siyá at sa kinatapuna'y ipinapatáy sa utos ni Franabaces ng̃ taóng 404 bago ipinang̃anák si Jesucristo.

(2) Hindî malilimutang filósofo. Ang tunay na pang̃alan niyá'y *Aristocles*, ng̃uni't pinang̃alanan siyá ni Sócrates ng̃ Platón, dahil sa kalaparan ng̃ kanyáng noo. Ipinang̃anák siyá sa Egina. Nabibilang sa mg̃a pang̃ulong kanyáng sinulat ang mg̃a aklát na *La República* at *Diálogo*.

Ang *lakás* ang siyáng bagay na dakila't naghaharì.

Ang *pagsintáng* salig sa *lakás* ay siyáng nagharì sa Roma, pasimulâ pa ng̃ matatag itó ng̃ taóng 753 bago ipang̃anák si Jesucristo, hanggáng sa makapangyari ang kaasalá't kaisipán ng̃ mg̃a tagá Grecia ng̃ panahón ni Pirro (1) at ng̃ ikalawáng *Guerra Púnica* (2) ng̃ taóng 180 ó 200 bago ipang̃anák si Jesucristo.

Kinamtán ng̃ *pagsintá* ng̃ mg̃a tagá Roma ang lalong dakilà at ang lalong puspós ng̃ kagalingan buhat pa ng̃ unang pasimulâ.

Hindî kilalá ng̃ unang panahón sa Roma ang kakilakilabot na mg̃a dios sa *Olimpo* (3). Doo'y hindî nagkaroon ng̃ mg̃a gigante't mg̃a *dragón* (4), ng̃ mg̃a *Centauro* (5) na nang̃agba-

---

(1) Harì sa Epiro; nagtagumpáy siyá sa pakikibaka sa mg̃a tagá Roma.

(2) Tinatawag na *Guerras Púnicas* ang tatlóng malaking pagbabaka ng̃ Cártago at ng̃ Roma. Ang pagkáwasak ng̃ Cártago ang naguíng wakás ng̃ ikatlóng pagbabaka.

(3) Bantóg na bundók sa Tesalia, na ipinalálagay ng̃ "mitología" na siyáng tinatahanan ni Júpiter at ng̃ ibá pang mg̃a dios ng̃ mg̃a dî binyagan. Tatlóng libong metro ang taas ng̃ bundók na iyón.

(4) Hayop na kagulatgulat na may anyóng ahas, may mg̃a paá at may mg̃a pakpák, anáng mg̃a hindî binyagan.

(5) Anáng "mitología" ay ang kalahati'y táo at ang kalahati'y kabayo.

bakay sa gubat upáng haranga't itakas ang mg̃a babae, ng̃ *Minotauro* (1) na may mg̃a kulung̃ang maiinam ng̃ mg̃a babae at ng̃ mg̃a batang lalaki.

Hindî ng̃â nagkaroon sa Roma, buhat pa sa pagkakatatag ng̃ bayang itó, niyáng kabatâang tampalasan at malupít, samantalang sa Grecia ay naghari ang tuwî na'y pagtatakas at pamimilit sa mg̃a babae, at ang mg̃a pagpatáy na kusà sa hindî pumayag sa kaniláng pag-ibig.

Tunay at inagaw ni Rómulo (2) at ng̃ kanyáng mg̃a kasama ang mg̃a anák na babae at ang mg̃a asawa ng̃ mg̃a sabino, sa udyók ng̃ nasang makapanghigantí ó ng̃ mabigyang kabusugan ang mithî ng̃ katawán; ng̃uni't ang mg̃a babaeng iyóng kaniláng inagaw ay kaniláng guinawáng asawang tunay, na pinakamahál at niliguid ng̃ pagpipitagan, at hindî pinabayaang gaya ng̃ guinawâ ni Teseo (3) na ni-

(1) Likhâ ng̃ guniguní ng̃ mg̃a dî binyagan, na ang anyô dî umano'y ang kalahati'y táo at ang kalahati'y toro, na kumakain sa bawa't máligaw sa maliklik na pasukan at labasan sa Creta.

(2) Kapatíd ni Remo. Siyá ang nagtayô ng̃ Roma.

(3) Bayaning tagá Grecia na pumatáy sa Minotauro. Inagaw niyá si Ariadna at ang kanyáng kapatíd na babaeng si Fedra, at itó ang kanyáng pinakasalan pagka tapos. Pinabayaan niyá si Ariadna sa pulô ng̃ Naxos.

lisan si Ariadna (1) sa pulô ng̃ Naxos, at ni Jasón (2) na pagkatapos mapakinabang̃a'y pinabayâan si Medea.

Totoo't dinaan sa sapilitan; ng̃uni't magaling ang wakás: nasok ang mg̃a sabina (3) sa mg̃a kaanakan ng̃ mg̃a tagá Roma, guinawâ siláng mg̃a iná ng̃ sambahayán at nagkamít silá ng̃ mg̃a karapatáng nauukol lamang sa mg̃a tunay na mámamayan sa Roma, *justæ nuptiæ.*

Mulâ ng̃ itayô ang Roma'y isinalig ang pagtatatag ng̃ familia (4) sa lubós na kapangyarihan ng̃ amá, ng̃ esposo.

Sa mg̃a matá ng̃ *ley,* ang babaeng tagá Roma'y walâ kung dî isáng alipin, isáng bagay na pag-aarì ng̃ esposo, isáng nabubuhay na waláng sariling kalooban, waláng kapangyarihan, waláng taning na dapat kálagyan sa guitnâ ng̃ maraming nang̃agsisitalima at hindî makasusuay sa bawa't maibigan ng̃ *pater familias.*

---

(1) Anák na babae ni Minos, na siyáng nagbigáy kay Teseo ng̃ sinulid na kanyáng guinamit upáng makalabas sa maliklik na pasukan at labasan (laberinto) sa Creta.

(2) Punò ng̃ paglalakbáy sa Argonautas sa Cólquide at tagapagturò sa centauro Quirón. Pinagkalooban si Jasón ni Medea ng̃ mg̃a paraa't ng̃ masunduan niyá ang tinatawag na guintóng *vellocino.*

(3) Ang mg̃a sabino ó sabina ay tubò sa isáng bayan ng̃ Italia na na sa guitnâ ng̃ Tiber at ng̃ Apeninos

(4) Mg̃a táong nátitira sa isáng bahay sa ilalim ng̃ kapangyarihan ng̃ may arì ng̃ bahay. Ang magkakalipì.

Bawal ni Rómulo na lisanin ng̃ esposa ang kanyáng esposo, kahi't katuwidtuwiran ang kadahilanang itutol ng̃ esposa.

Datapuwa't ang kapalít namá'y hindî maihihiwalay ng̃ esposo ang kanyáng esposa, liban na lamang kung dî may kadahilanang totoong mabigát, gaya bagá kung makiagulo, lumason sa kanyáng mg̃a anák ó gumamit ng̃ mg̃a kusang ipinagawáng susì upáng mapagnakawan ang esposo.

Sakali't ihiwaláy ang esposa ng̃ esposo dahil sa ibáng mg̃a kadahilanan, dapat isaulî sa kanyáng esposa ang kalahatì ng̃ *dote* (1) nitó, at ibigáy sa diosa Céres (2) ang isá pang kalahatì, at ipinatútungkol na sa mg̃a dios sa infierno ang esposong gumawâ ng̃ gayón.

Ipinagbabawal ng̃ mg̃a panahóng iyón sa Roma ang mag-asa-asawa ang magkakamag-ának.

Naririmarim ang dugô sa kanyáng karugô sa nauukol sa pag-aasawa, kayâ humahanap ng̃ ibáng dugô na hindî kalipì upáng manatili ang angkán, aní Mr. Troplong.

Nanatili ang mg̃a tagá Roma sa tapát na

---

(1) Kayamanang dalá ng̃ babae sa pag-aasawa.
(2) Anák na babae ni Saturno at ni Cibeles, diosa ng̃ pagsasaka.

pagtalima sa utos na itó ng̃ *Naturaleza* (1), at nagpapatotoo ang boong *historia* (2) niyá sa lubháng pang̃ing̃ilag na huwág magkapakasalan ang malalapit na magkakamag-ának.

Itinutulot na magkákasal ang magpinsang boò at ang magbayáw, ng̃uni't bawal na mahigpít na magkaasawa ang tío (3) at ang pamangking boong babae, at ang tía't pamangking boong lalaki, at lalong lalò na sa lalong malapit pa kay sa rito ang pagkakamag-ának.

May mahigpít na katungkulan ang lalaking tumangkilik, magpakain, magparamít at magbigáy sa kanyáng esposa ng̃ lahát ng̃ kaukuláng kailang̃an, kahi't ang babae ay báog at may kaugalîang hindî makabagay ng̃ kaugalîan ng̃ kanyáng asawa.

May katungkulang mahigpít namán ang babae na tumalima sa mg̃a utos ng̃ asawa, makisama at tumirá kung saan tumirá ang kanyáng esposo, huwág gumawâ ng̃ anó màng bagay na hindî pahintulot ng̃ kanyáng pang̃inoo't asawa, at tiisín ang karukhâan ng̃ pamumuhay na iatang sa kanyá ng̃ esposo.

---

(1) Simulâ ng̃ lahát ng̃ bagay na kinapál.
(2) Kasaysayang tunay at maliwanag ng̃ mg̃a nangyari.
(3) Ambâ ang tawag sa tío sa lalawigang Bulakan. Sa mg̃a ibáng lalawigang tagalog ay amaín.

Dumárating ang kapangyarihan ng̃ esposo sa kanyáng esposa, hanggáng sa maaring mahatulan ang babae ng̃ lalaki ng̃ lahát ng̃ kaparusahán, hanggáng sa siyá'y alipinin, ipagbilí ó ipamigáy.

Makahahatol din ang esposong patayín ang kanyáng esposa, kailán ma't gawín ang paglilitis sa haráp ng̃ isáng tribunal na binubuô ng̃ mg̃a kamag-ának na lalong malalapit ng̃ esposa.

Sa kawakasan, at itó ang lalong kakaibá, ang esposa'y waláng ibáng kalagayan sa familia kung dî ang kapatíd sa dugô ng̃ kanyáng sariling mg̃a anák na lalaki't babae, at anák na "*adoptiva*" (1) ng̃ kanyáng asawa. Dahil lamang sa pagkaanak na ganitó mangyayaring makapagmana sa kanyáng esposo.

Samantalang nananatili ang *matrimonio* (2), ang lahát ng̃ pag-aarì ng̃ babae ay sa lalaki; hindî nakapag-iing̃at ng̃ susì ng̃ bahay ang esposa, at sakali't mag-ing̃at man ay parang katiwalà lamang, tulad sa isáng alilang pinagkakatiwalâan ng̃ kanyáng pang̃inoon.

(1) Babaeng inaring tunay na anák, ayon sa tadhanà ng̃ ley.

(2) Ang kaloobanang pag-iisáng katawán ng̃ isáng lalaki't ng̃ isáng babae.

Hindî makahíhiwalay ang babaeng báo sa familiang kanyáng pinakisamahan; mananatili siyá doon sa ilalim ng̃ pagbabantáy at pamamahalà ng̃ isáng *tutor* (1) na inihalál ng̃ esposo bago mamatáy, kayá't sa ganitóng paraa'y tulóy ang kakilakilabot na kapangyarihan ng̃ esposo, kahi't patáy man itó.

Ipinagbabawal sa babaeng báo na mulî siyáng mag-asawa at ilipat niyá sa ibáng lalaki ang kanyáng mg̃a pag-aarì, liban na lamang kung magtamó siyá ng̃ kapahintulután ng̃ kanyáng *tutor*.

Naglúluksâ ang báong babae sa loob ng̃ sampóng buwán, at sakali't pahintulutan siyáng makapag-asawa na hindî pa natatapos ang paglúluksâ, ay may katungkulang maghayin ng̃ isáng buntís na vaca.

Sa mg̃a tang̃ing bagay, may isáng kapangyarihang lalong mataas sa kapangyarihan ng̃ esposo, ang kapangyarihan ng̃ nunong lalaki na amá ng̃ amá ng̃ esposo.

Pagkakasal ng̃ babae, *justæ nuptiæ*, sa isáng mámamayang lalaki, na may karapatang maguíng amá, ang babae'y naguiguing kapanig ng̃

(1) Táong pinagkakatiwalâan ng̃ pamamahalà ng̃ pamumuhay at ng̃ mg̃a pag-aarì ng̃ isáng batà sa gulang.

familia nḡ amáng itó, na may ganáp na kapangyarihan sa kanyáng anák, sa asawa nḡ kanyáng anák na lalaki at sa lahát nḡ boong mag-ának, tulad sa kapangyarihang kalakilakihan nḡ *patriarca hebreo* at nḡ bayaning griego.

Nḡuni't ang kapangyarihang itó nḡ *pater familias* ay waláng naaabot kung dî ang tunay na asawa lamang nḡ anák na lalaki.

Hindî nasásaklaw nḡ kapangyarihang iyán nḡ esposo sa esposa at nḡ amá nḡ esposo sa asawa nitó ang babaeng kaagulo lamang.

Hindî kinikilala nḡ ley nḡ mḡa tagá Roma ang mḡa pagsasamang hindî pinagtitibay nḡ pagpapakasal, bagay na kinikilala nḡ mḡa griego at nḡ mḡa judío.

Nananatili ang mḡa babaeng kaagulo nḡ mḡa lalaki sa kasamahán nḡ kanyáng sariling familia, ang mḡa babaeng iyán ang namamahalà nḡ kaniláng mḡa anák at nḡ kaniláng sariling mḡa pag-aarì, at nagmamana sa kanilá ang mḡa bunḡa nḡ kaniláng pag-ibig.

Hindî ipinahihintulot nḡ ley at hindî rin namán ibinababawal ang pagsasama nḡ isáng lalaki't isáng babaeng hindî kasál, na kápuwâ waláng asawa. Nagkakasiya na lamang ang *ley* sa pagwawaláng bahalà.

Sa maiklíng pagsisiyasat na itó nḡ *ley* nḡ mḡa tagá Roma nḡ unang panahón, mapagwawarì nḡ bumabasa ang kahabaghabág na kalagayan nḡ babae, na ipinalalagay na hindî kasama kung dî alipin nḡ lalaki; ang babae nḡ mḡa panahóng iyó'y isáng kagamitán lamang, isáng hayop-bahay na mahalagá pa ang isáng kabayo.

Nḡuni't kung ang aking mḡa sinaysáy ang siyáng nasusulat sa *ley* nḡ mḡa tagá Roma, malayongmalayò roon ang tunay na nangyayari sa pamumuhay.

May isáng mahiwagang kapangyarihang kalakilakihan ang higuít sa lahát nḡ kapangyarihan nḡ táo, nanḡanḡayupapà sa talinghagang kapangyarihang iyán ang lahát nḡ *ley*, ang mḡa nagtatatag nḡ mḡa *ley*, ang mḡa tagá-ganáp nḡ lahát nḡ mḡa *ley;* isáng kapangyarihang yumuyurak sa lahát nḡ kapangyarihan at sumisira't bumabago sa utos nḡ may kapangyarihang táo. Hindî pinapaguíng dapat isaysáy nḡ mḡa *Código* (1) ang dakilang panḡalan nḡ sinasabi kong mahiwagang kapangyarihan, nḡuni't ang katotohanan ay siyá ang lihim na naghaharì sa

---

(1) Kabooan nḡ mḡa *ley* ó nḡ mḡa *constitución.*

kaloobán ng̃ lahát, ang lakás niyá'y waláng likát, waláng kahulilip, kalakilakihan, waláng mula't walâ namáng wakás.

Ang lihim at mahiwagang kapangyarihang itó, na nagbigáy sa babaeng tagá Roma ng̃ dî mapaglirip na lakás upáng mawaláng bisà ang mg̃a katampalasana't kalupitán ng̃ Código, at maipagwagayway sa gawâ ang kalayâan, sa ibabaw ng̃ kaalipnang nakatitik sa *ley*, may pang̃alang kátamistamisan, biyayà na Lang̃it: ¡PAGSINTÁ!

Sa tuwî na'y naghari ang *pagsintá* sa bawa't bahay sa Roma at sa bawa't tagaroon.

Sa lahát ng̃ panig na kinakikitaang ang mg̃a babae ay gumáganap ng̃ isáng hayág at mahalagáng kapangyarihan, maipagmámatigas ng̃ang ang *pagsintá* ang siyáng ugát ng̃ gayóng himalâ, mapatototohanang nánanaig ang *pagsintá* sa bahay na iyón; datapuwa't hindî ang *pagsintáng-mahalay* na nagpahamak sa bayang hebreo, hindî ang *pagsintáng-kalupâang* waláng tinutung̃o kung dî ang layaw at lugód ng̃ katawán, na siyáng naaangkap ng̃ang tunay at ng̃ maguing alipin ang mg̃a babae, kung dî ang *pagsintáng-matibay*, *pagsintáng-wagás*, *pagsintáng-ganáp*.

Násunduan nḡ mḡa babaeng tagá Roma, na natatanikalâan nḡ *Ley*, binawîan nḡ mḡa pag-aaring sarili at inalsán nḡ lahát nḡ mḡa karapatáng talagáng ukol sa mḡa kinapál nḡ Dios na may pag-iisip; násunduan nilá, inuulit ko, ang lihim na paraan upáng maitanghál nilá sa hayág ang ningning nḡ kaniláng danḡál, ang kaniláng kalayâang waláng kawanḡis sa paggawâ nḡ anó man, ang kaniláng lubós na pamamahalà sa sariling katawán at sa pamamahalà sa bahay at sa mḡa kasambaháy, na anó pa't malakíng dî anó lamang ang kahigtan nilá sa dalagang tagá Esparta, (1) sa mḡa babaeng bayaning sinasabi nḡ Biblia at sa mḡa *maga* sa *Odisea*. (2).

Kawanḡis ang pagmamalakí nḡ mḡa babaeng romana sa kaniláng danḡál sa pagmamalakí nḡ

(1) Panḡulong bayan nḡ Laconia, sa Peloponeso, na nḡ unang panahó'y makapangyarihan; may apat na pong libong *espartanong* lubós ang kalayâan, may bumubuwis sa kaniláng isáng daan at limampóng libong mḡa *lacedomonio* at dalawáng daang libong mḡa *ilota* at ibá pang mḡa alipin. Si Licurgo ang siyáng nagtatag nḡ kaniláng mḡa *Ley*. May dalawáng harì, may isáng *Senado* na binubuô nḡ mḡa matatandâ na-ang gulang ay higuít sa anim na pong taón, at sakâ limáng *éforo*. Higuít sa kapangyarihan nḡ harì ang kapangyarihan nḡ mḡa itó. Silá ang tagatanggól nḡ kalayâan nḡ mḡa mámamayan. Hináhalinhan silá sa taón-taón.

(2) Ang mḡa bayaning babae na sinasabi ni Homero sa sinulat niyá tungkól sa mḡa paglalakbáy ni Ulisis.

dangál nḡ kaniláng esposo: kapantáy nḡ lalong malalakíng panḡanib ang kaniláng tapang.

Itinadhanà nḡ *ley* na totoong malakí ang kababaan nḡ babae sa mḡa karapatá't katuwiran nḡ mḡa lalaki; nḡuni't masdán ninyó, sa mḡa nangyari'y malayong malayò nḡang ang babae'y maraíg sa ningníng nḡ lalaking kanyáng panḡinoon, *majestatis viri;* siyá'y lumuklok sa siping nḡ kanyáng esposo, sumama siyá sa mḡa panḡanib at natuto siyáng umadhikâ nḡ isáng luklukang mataas at maluwalhatì sa *historia.*

Hinanḡád nḡ *Código* na iligpít ang esposang romana sa kadilimán nḡ silíd nḡ bahay; nḡuni't ang guinawâ niyá'y bayaning sumadlák sa guitnâ nḡ mḡa kaguluhan sa hayág na plaza nḡ bayan.

Palibhasa'y totoong pinakinabanḡan nḡ dî anó lamang nḡ mḡa lalaki ang mḡa babaeng tagá Roma, palibhasa'y nagpakita ang mḡa babaeng yaón nḡ lubháng katapanḡan at kaniláng pinatotohanan sa gawâ na silá'y tunay na makabayan, pagkâ dumárating ang kalaguimlaguím na panahóng kinakailanḡang magbuhos nḡ dugô sa ikapapanatag nḡ *familia* ó sa ikapagtátanggol nḡ lupang kinákitâan nḡ unang liwanag,

kayâ ngã't ng̃ makita ng̃ lalaki ang gayóng gawâ, sa pangguiguilalás sa gayóng hindî maitátangguing pagdamay na ganáp, pinabayâan ng̃ ang kanyáng esposa'y mákapantay niyá, mákasiping sa paglakad, na ikinaliligaya't ipinagmámarang̃al na may esposa siyáng katulongtulong sa kanyáng mg̃a pagkakahirap at masigabong pang-alíw niyá sa mg̃a kapighatîan sa buhay.

Nalalarawan sa isáng káunaunahang kasaysayan sa Roma ang kapangyarihang itó ng̃ babae, at ang kanyáng lakás sa pagpapasiya sa pamumuhay ng̃ bayan.

Ng̃ umahon sa Lacio (1) ang mg̃a nagtanan sa Troya (2), hinilíng ng̃ kaniláng mg̃a asaasawa, na lubháng nang̃apapagal na sa pagdaragát, na ihintô na sa lupaíng iyón ang kaniláng pagtakas.

Hindî pumayag ang mg̃a lalaki sa gayóng kahing̃lan.

Nagkasiya na sana ang babaeng griega sa pagbubuntóng hining̃á't pagsang-ayon sa kalooban ng̃ kanyáng asawa.

---

(1) **Lupaíng na sa guitnâ ng̃ Etruria at ng̃ Calabria.**

(2) **Ciudad ng̃ Asia Menor at pang̃ulong bayan ng̃ Troade.**

Palibhasa'y bihasa ang babaeng tagá Grecia na ihandâ ang liig sa tabák ng̃ sacerdoteng namamahalà ng̃ paghahayin ng̃ buhay upáng kamtán ang inaasahang biyayà ng̃ mg̃a dios.

Ng̃uni't hindî gayón ang mg̃a babaeng tagá Troya. Mg̃a timpî ang loob, waláng takot sa kamatayan at hindî marunong umudlót sa kapang̃anibán. Ninais niláng doón silá magsitirá sa linunsarán niláng lupang mabató ng̃ Lacio, (1) at pagkâ ninais nilá'y sápilitang itútuloy.

Sa mg̃a babaeng tagá Troya'y may isáng nagtátaglay ng̃ pang̃alang *Roma*. Itó ang umakit sa kanyáng mg̃a kápuwâ babaeng huwág siláng sumunód sa kalooban ng̃ mg̃a lalaki.

Nang̃agkáisa ang lahát ng̃ mg̃a babae. Pagkahating gabí'y sinunog nilá ang mg̃a sasakyán. Sa ganitóng paraa'y sapilitang mátitira silá roon.

Nang̃agalit ng̃ dî kawasà ang mg̃a lalaki, ng̃uni't hindî silá nang̃ahás na magparusa. Napilitan ng̃â siláng tumirá na sa pampang̃in ng̃ Tiber, at sa gayó'y nápatayô ang Roma.

Nagmulâ ng̃â ang naguíng *emperatriz* ng̃ daigdíg sa kalakasan ng̃ loob ng̃ mg̃a babae.

(1) Lupang italiano na ña sa tabí ng̃ dagat, sa pag-itan ng̃ Etruria at ng̃ Campania. Tinawag na mg̃a *latino* ang mg̃a táong tubò roon.

Hindî namán nalao't naguíng kautangán din sa babae ang pagkáligtas ng̃ Roma.

Ng̃ mapasama na ang mg̃a sabina sa kaniláng bagong mg̃a kasambaháy, hindî nalao't kaniláng násunduang silá'y pagkatiwalâan ng̃ kanikaniláng mg̃a asawa.

Ang kapangyarihan ng̃ pagsintá'y hindî mapaglabanan ng̃ mg̃a lalaking sa mahabang panahó'y hindî nagkamít ng̃ kanyáng matimyás na biyayà, na kaniláng kinikilalang buhay ng̃ kaniláng buhay.

Ng̃ málasap ng̃ mg̃a babaeng inagaw sa mg̃a sabino, ang nakalálang̃ong katamisan ng̃ *pagsintá,* nalimutan ang kaniláng mg̃a familia, salamat sa pagpipitaga't pagmamahál ng̃ kaniláng mg̃a esposong romano at sa pag-irog ng̃ kaniláng mg̃a anák na musmós.

Silá'y pawang naguíng mg̃a romanang tunay.

Gunitain ninyó, guiliw na bumabasa ang sinasabi sa historia, at maaalaala ninyóng ng̃ magpapamook na ang dalawáng hukbó, ang hukbó ng̃ mg̃a romano at ang hukbó ng̃ mg̃a sabino, ang guinawâ ng̃ mg̃a sabina'y napaguitnâ sa mang̃aghahamok.

Lumuhog silá't sumamò sa mg̃a nag-aalab sa poot na mg̃a sabino, na mangyaring magpa-

tawad, limutin ang mg̃a nakaraang kapaslang̃án, at kung magkagayó'y mauukit sa pusò nilá kailán man ang gayóng kagandahang loob.

Namanhík namán silá't nang̃ayupapà sa kaniláng asawang mg̃a romano, na magwaláng bahalà na sa mg̃a panghihiganting inakalà ng̃ kaniláng mg̃a kalahi't mg̃a kamag-ának, at kung magkágayo'y lalong magdáragdag ang kaniláng pagsintá't pag-irog.

Sa matimyás na pamamag-itan ng̃ mg̃a babae'y nailagan ang isáng pagbabakang nagsabog sana ng̃ kamataya't luksâ.

Ang pang̃ang̃ahás na itó ng̃ babae sa pakikialam sa lubháng mabigát at kalaguimlaguím na pagbabaka'y waláng ibáng tunay na pinanggalingán kung dî ang kapangyarihan at pagkakapantaypantay sa karapatán ng̃ lalaki't babae na nilikhâ ng̃ *pagsintá.*

Pagkakapantaypantay na lubháng káunaunahan, ayon sa sinasaksihán ng̃ mg̃a salitáng guinagamit sa káunaunahang pagkakasál:

*Ubi tu Gaius, ibi ego Gaia.*

*Kung saan ka maparoon, Gayo,*—ang sinasabi ng̃ batang esposa,—*akóng si Gaya ay paroroon naman.*

Sa makatuwíd ay itó ang sinasabi ng̃ ka-

lahatì ni Gayo, nĝ kanyá bagáng asawang si Gaya.

*Kung naroon si* GAYO *sa bahay ó sa kanyáng pagsasaka; sa Foro (1) ó sa hukbó, akóng kanyáng asawang si* GAYA, *gagawin ko ang kanyáng guinágawâ, makikibahagui akó sa kanyáng mĝa panĝanib at sa kanyáng mĝa pagpapagál; isasailalim ko sa kanyáng pasiyá ang aking mĝa kurò, at pakikinggan ko namán ang mĝa kurò niyá; sa kawakasa'y lalakad kamí sa iisang landás at magmamalasakitan kamí.*

Itó nĝâ ang káunaunahang palatuntunang latino nĝ pagkakapantay, pagkakawanĝis at pagdadamayán nĝ mag-asawa, na binantáng ilugsô nĝ unang código nĝ mĝa romano na tinatawag na *Doce Tablas*, sa pagtatadhanà nĝ lubós na pagsukò nĝ babae.

Nĝuni't naguíng patáy na letra ang *ley*, at nanĝibabaw, na katulad nĝ lanĝís sa tubig, sa lahát nĝ mĝa kalupitán nĝ Código, ang matandâ at magandáng *Ubi tu Gaius, ibi ego Gaia.*

Gunitain natin ang kapanĝahasan ni *Roma*, at ang pamamaguitnâ nĝ mĝa sabina, na pa-

(1) Plaza sa Roma na pinagkakapisanan nĝ táong bayan upáng pagpulunĝan ang mĝa nauukol sa pamamayan. Doon din guinágawâ ang mĝa paglilitis at paghatol sa anó mang usapín.

wang pagbabangong dangál ng kapangyarihan ng babae.

Mababasa natin sa historia ng Roma ang madalás na paggamit niyáng káunaunahang palatuntunang latino tungkól sa mag-asawa.

Hindî pumayag ang babaeng tagá Roma na siyá'y ipagbilí, agawin ó ipagpalitan. Guinamit niyá ang mataós at matapang na pagtutol sa gayóng katampalasanan.

Palibhasà'y lubháng mapagmahál sa sariling dangál, hindî rin pumayag ang mga romana, na silá'y mawangis sa babaeng hebrea, na magkaroon ang kaniláng esposo ng ibá pang asawa ó mga asawa, bukód pa sa kanilá.

Pinagpilitan ng mga romana, at kanilá namáng násunduan, na ang bawa't isáng lalaki'y hüwág magkaroon kung dî isáng asawa lamang ó kaagulo. Talastás ng babaeng romana, na ang kanyáng ikapangyayari'y mulâ lamang sa *monogamia* (1), sa pagtatagumpáy bagá ng palakad na huwág magkaroon ang bawa't lalaki kung dî isá lamang asawa ó kaagulo.

Buhat sa sandalíng másunduan ng isáng

(1) *Monogamia,* ang lalaking kasál sa isá lamang babae; *bigamia,* ang nag-aasawa sa dalawáng babae, at *poligamia,* ang pag-aasawa ng lalaki sa higuít sa dalawá ang bilang.

babae na kasusutan nḡ kanyáng sinísinta ang kanyáng mḡa kapanḡagáw, at siyá lamang ang mátirang makisama sa isáng lalaki, ganáp nḡang mapananaligang siyá ang makapangyayari sa kanyáng esposo ó kaagulo.

Lubós napagkilala ang gayóng katotohanan nḡ mḡa lalaki sa Kasilanḡanan, nḡ mḡa tagá India, tagá China, tagá Caldea at tagá Judea, kayâ nḡa't pinagsikapan niláng ilugsô ang kapangyarihan nḡ babae sa pamamag-itan nḡ *poligamia* ó pag-aasawa bagá sa maraming babae nḡ isá lamang lalaki.

Guinamit nḡ mḡa tagá Kasilanḡanan sa *pagsintá*, sa pagtatamó nḡ layaw nḡ kalupâan, itóng kasabiháng kasingtandâ nḡ daigdíg: *Pagwatakwatakin mo't nḡ makapagharì ka.*

Nagkaroon ang bawa't lalaki nḡ limá, sampô, dalawampô, isáng daang bahagui nḡ *pagsintá*, sa gayón diṅg dami nḡ kaniláng mḡa asawa, at kaniláng pinilit ang babaeng laguì nḡ magmatyág, magbantáy sa kanyáng mḡa kasamaháng babaeng pawang mḡa esposang gaya rin niyá nḡ íisang lalaki; na pamalaguîin sa panghihinuyò, pagsukò, pagpapakumbabâ, pagsunód at ganáp na panḡanḡayupapà, at ubusin nḡ lahát at nḡ bawa't isá ang lakás nḡ kaniláng

isip at ng̃ kaniláng katawán sa waláng likát na pagpapanibughùan ng̃ isá sa mg̃a ibá.

Ng̃uni't sa Roma'y hindî gayón. Ipinanghigantí ng̃ babaeng tagá Roma, ng̃ boong kaningning̃án, ang kanyáng mg̃a kápuwâ babae sa ibáng lupaíng tumatang̃is sa kaalipnán.

Ang lalaking lalong makapangyarihan at lalong mápang̃ahas sa Roma ay walâ kung dî isáng asawa lamang, at hindî siyá nakayuyurak sa kautusáng itó. Maguiguing kapintasan niyá't pagmúmulan ng̃ sa kanyá'y pagkarimarim ng̃ lahát, kung siyá'y makiagulo sa ibáng babae, at ang babae namáng nakikiagulo sa may asawa'y kinasúsuklaman at kinalúlupitan ng̃ lahát.

Hindî sinásadya'y ipinagsasanggalang ng̃ *ley*, sa bagay na itó, ang kagaling̃an ng̃ babae, at iniwáwasak ang lambát ng̃ mg̃a pag-iing̃at na binantáng ilaganap ng̃ *ley* ding iyán sa paliguid ng̃ babae, sa hang̃ád na itó'y magapos at mapasukong lubós.

Nakaligtás ang kapangyarihan ng̃ esposa sa pang-imbíng dumí ng̃ babaeng kaagulo.

Naukol lamang sa esposa ang *kapangyarihan* ng̃ *pagsintá* at ng̃ *pagkainá:* kayâ ng̃a't sa kanyá lamang náuwî ang *ganâp na pangyayari* sa lahát ng̃ sa kanyá'y nakaliliguid.

Hindî nalao't napagkilala ng̃ lalaki ang kanyáng pagkakámalî.

Nagbantáng gumamit ng̃ pagganti, nagbantáng magbukás ng̃ daan at ng̃ makapaghalili siyá ng̃ asawa kung kailán niyá maibigan.

Sa ganitóng dahil ay kanyáng itinatag ang *ley* ng̃ *repudio* (1) at ang *ley* ng̃ *divorcio* (2).

Ng̃uni't guinamit ng̃ babaeng tagá Roma ang lalong kahimáhimalang mg̃a paraan upáng huwág magkabisà ang dalawáng patibóng na iniakmâ ng̃ mg̃a lalaki.

Salamat sa waláng likát na pag-iing̃at at waláng sawang pagpapakatalino ng̃ mg̃a romana, sa loob ng̃ limáng daang taón ay hindî kailán man nagamit ang *divorcio* na natititik sa *ley*, kayâ't naipagdiwang ni Tertuliano (3) ang kálakilakihang pagtatagumpáy na itó ng̃ mg̃a babaeng tagá Roma.

¿Anó ang dahil at ang *pagsintá* na waláng anó mang lakás ng̃ panahón ng̃ mg̃a patriarca at ng̃ mg̃a unang panahón ng̃ Grecia, pagda-

(1) Itakwíl at hiwalayán at ilagáy ng̃ dî asawa ang esposang tunay.

(2) Papaghiwalayin ang mag-asawa sa pamamag-itan ng̃ hatol ng̃ isáng hukóm.

(3) Quinto Septimio Tertuliano, na hindî malilimutang doctor ng̃ Iglesia latina, na ipinang̃anák sa Cártago ng̃ taóng 160 at namatáy ng̃ taóng 240.

ka'y bigláng bigláng nagkaroon nḡ lubháng malakíng kapangyarihan sa matalinong Roma, kahì man may *ley* na naglulugsô nḡ lakás nḡ *pagsintá?*

Magaang ipaliwanag ang kadahilanan.

Násunduan nḡ babae sa Ática (1) ang kauntíng kalayâan, mulâ kay Safo (2), sa pagká't nagkaroon siyá nḡ maiguing kaisipáng pasaklolo sa lalong kinahuhumalinḡan nḡ mḡa griego:

Ang ganáp na pagmamahál sa *poesía,* sa *arte,* sa kagandahan.

Sa Roma, ang kalayâan nḡ babae'y nagbuhat mulâ sa pagbabanḡon nḡ Roma, sa pagká't natuto ang babaeng tumawag sa lalong kinahuhumalinḡan nḡ mḡa romano, sa makatuwíd bagá'y sa pagmamalasakit sa guinhawa't danḡál nḡ bayan, sa marubdób na pagmimithî sa lakás at kapangyarihan nḡ nación.

Tinanggáp nḡ Roma ang pagkakápantay nḡ lalaki't babae sa mḡa kaugalîan, dahil sa atas nḡ pag-ibig sa kinamulatang bayan.

¡Hindî umimík ang *ley!*

---

(1) Lupaín nḡ una nḡ Peloponeso, panḡulong bayan nḡ Atenas.

(2) Dakilang poetisa sa Mittlene, na nagtalón sa matayog na Léucade, at doon namatáy, dahil sa pagpipighatî sa pagsintá.

Isáng tinig lamang ang náriringĩg ng̃ panahóng iyón sa Roma.

¡Ang tinig ng̃ kináguisnang bayan!

Nagkaroon ang *civilización* (1) romana ng̃ dalawáng pinanggalingan: ang familia at ang Estado (2).

*Familia—Res pública.*

Ang *bagay* na nauukol sa sariling katawán at ang *bagay* na nauukol sa pamamayan.

Nápakamabagsik marahil ang romano sa kanyáng familia: ng̃uni't sa tuwî na'y nagpakita ng̃ kadakilâan at ng̃ kagandahang pusò, hanggáng sa siyá ang maguíng dahil ng̃ pangguiguilalas ng̃ lahát ng̃ sa kanyá'y nakaliliguid.

Sa kanyáng pagkasundalo'y laguì ng̃ nakikihamok sa mg̃a kaaway ng̃ kanyáng bayan, bumabalik na tagláy ang pagtatagumpáy: at sa ganáng kanyá'y ang lalong magandáng pang̃ala'y ang *ciudadano romano.*

*¡Romanus sum!*

¿Anó ang kahulugán ng̃ pang̃alang *Rex* (harì) sa tabí ng̃ pang̃alang *mámamayang tagá Roma?*

(1) Isáng anyô ng̃ karunung̃an at mahusay na kaugalìan ng̃ mg̃a bayan.

(2) Lupaíng sakláw ng̃ kapangyarihan ng̃ isáng harì ó ng̃ isáng repúblioa.

Ang asawa ng̃ bayaning itó, na akmáng akmâ sa pamagát na *Consors thalami*, kasama sa pahing̃alayan, laguing karamay ng̃ kanyáng esposo sa magandá ó masamáng palad, karamay sa boong buhay niyá, sa maiklíng salitâ.

Ipinagmámalaki at ipinagmámarang̃al ang kaniláng pagkakáisa sa tunay at hindî magmamaliw na *pagsintá*.

¡Dang̃ál! ¡Isá sa lalong makapangyarihang panglamuyot sa ating káluluwa.

Kahì ma't sinasabi ng̃ *ley* na ang babae'y isáng pag-aarì lamang ng̃ kanyáng asawa, ang lahát ng̃ mg̃a nangyari'y sumasaksing hindî gayón: ang babae'y nakapangyayari sa pusò ng̃ lalaki.

Kung umúuwî ang lalaking galing sa pakikibaka, ipinagdíriwang siyá ng̃ kanyáng esposa, niyayakap siyá ng̃ boong pagsintá at napagkikilala niyá sa tibók ng̃ kanyáng pusò na silá'y magkapantáy sa haráp ng̃ kapalaran at sa haráp ng̃ mg̃a dios.

Ang esposa lamang, sa guitnâ ng̃ mg̃a ibáng babae, ang tang̃ing may katuwirang tumanggáp sa esposo sa kanyáng bahay at mag-ibís sa kanyá ng̃ bigát ng̃ mg̃a sandata.

Ang esposa lamang ang may tang̃ing katu-

wirang magbigáy sa kanyáng esposo nḡ mḡa anák na magdádala nḡ kanyáng *apellido,* at maguiguing lakás nḡ pinanggalinḡang familia at kadakilâan nḡ kináguisnang lupà.

Natuto ang babaeng romanang magpakilalang siyá'y karapatdapat sa pagkatanḡing kanyáng ipinagmámaranḡal, sa pamamag-itan nḡ kanyáng pagkamatiisin sa pakikiramay sa karalitaa't dusa nḡ kanyáng esposo, sa kanyáng pagkamápagtapat sa kanyáng asawa, sa lubós na pakikipag-isáng pusò sa kabiák nḡ kanyáng dibdíb. Ang asawang itó'y hindî niyá nakilala sa pagsilip sa mḡa *rejas* nḡ *gineceo* (1), palibhasa'y hindî nakilala nḡ romana ang pagkukulóng sa babae sa mḡa convento ó bahay.

Ang lalaking pinakákasalan nḡ babae'y kanyáng nakitang madalás, buhat sa kanyáng kamusmusán, sa daan, sa Foro, sa *gimnasio* (2) na pinagsasanayan sa pakikibunô, sa pakikipagmatuwiran sa *tribuna* (3), sa pagpasok sa paaralangbayan, sa pagdaló sa mḡa fiesta't ibá pang mḡa katuwâan.

---

(1) Isáng bahagui nḡ bahay na iniuukol nḡ mḡa griegong kulunḡán sa mḡa babae.

(2) Ang lugar na iniuukol sa laróng pangpalakás.

(3) Ang kinalalagyan nḡ nakikipulong at nakikipagmatuwiran.

Dati ng̃ang kilalá niyá ang lalaking sa kanyá'y inihaharap ng̃ kanyáng amá upáng sabihing:—*Nárito ang napapang̃akong maguíng asawa mo.*

Hiníhiling ng̃ lalaking siyá'y maguíng esposa, sa pagká't siyá'y dating kilalá na.

¿At bakit hindî namán makikilala ng̃ babae ang lalaki?

Bago hinilíng siyá sa kanyáng amá'y sinabi na muna sa kanyá ang gayóng gágawin.

Napagkikilala na ng̃ babae kung sino ang lalaking nagmímithing kanyáng maguíng asawa.

Talastás ng̃ babae kung alín alín ang mg̃a kabayanihang guinawâ ng̃ lalaking iyón, palibhasa'y pinagsasakitan ng̃ mg̃a romanang kaniláng maalaman ang palakad ng̃ mg̃a namumunò sa bayan, ang nang̃agmamalasakit sa bayan, ang mg̃a nangyayari sa bayan, kung anó ang adhikâ ng̃ bayan, at nakikitulong namán silá sa mg̃a pagkukurò ng̃ mg̃a kautusáng makapagpapaguinhawa't makapagbíbigay-dang̃ál sa bayan.

Ang lubháng kadalasan, ang lalong karaniwang mangyari, bago lumapit ang lalaki sa mg̃a magulang ng̃ babae upáng isamong ipahintulot na mákasal sa kanyá ang liyág na anák, itó'y

nakausap na niyá, nakipagpalitan na sa kanyá ng̃ mg̃a pang̃ako't sumpâan sa *pagsintá.*

Sa pag-iisáng pusò ng̃ dalawáng iyóng halos magkapantáy sa karapatán at sa kalayâan, *Tu Gaius, ego Gaia,* kailán ma'y hindî humaráp sa kaniláng panimdím ang larawan ng̃ pagtataksíl ó ang paghing̃î ng̃ *divorcio.*

Nababahagui ang Roma sa mg̃a dakilang familia, na nagkakaisa sa kurò sa pagbibigáy ningníng, kalayâan at dang̃ál sa nación...

Sa alín mang dako ng̃ Roma'y íisa ang diwà ng̃ familia.

Ang pagmamahál sa sariling dang̃ál, na pinagmumul-an ng̃ ningníng at karapatán ng̃ bawa't táo, ang siyáng naghaharì sa mg̃a romano.

Kung ipinagmámarang̃al ng̃ romano ang sabihin sa mg̃a tagá ibáng lupaíng:

*¡Romanus sum!*

Ipinagmámarang̃al ding ulit-ulitin sa kanyáng mg̃a kababayan:

*¡Brutus sum! ¡Fabius sum! ¡Dentatus sum!*

¡Akó'y sa familia ng̃ mg̃a Bruto, ng̃ mg̃a Fabio, ng̃ mg̃a Dentato!

At sa ganitóng pagmamarang̃ál ng̃ lalaki sa kanyáng kaanakan, ang babae'y kasanib, siyá ang lalong nagbíbigay alab.

Ang pagmamahál na itó sa tagláy na *apellido,* sa lipì, sa dugóng tumátakbo sa mg̃a ugát ay naguíng gatong na pangpaning̃as sa *pagsintá.*

Kinakailang̃an ang totoong kalakilakihang bigát ng̃ mg̃a nangyari, upáng ilayô ng̃ babaeng romana ang kanyáng mg̃a matá sa kanyáng familia, na doo'y reina siyáng kinikilala, at ilipat ang paglingap sa sino mang nagmulâ sa familia ng̃ tagá ibáng lupaín.

Sa pagkilala ng̃ mg̃a babaeng romana sa karang̃alan ng̃ kaniláng kababayang mg̃a lalaki, pinagsisikapan niláng romano ang maguíng asawa, na kaniláng pinakasísinta't pinagtátapatan habang nabubuhay.

Hindî ng̃â inulirán ng̃ babaeng romana ang esposang tagá Grecia, na sa isáng imbíng pagtalima, sumúsunod ng̃ maluwág sa loob na malipat sa mg̃a kamáy ng̃ magtagumpáy sa kaniláng esposo.

¡Minámatamis pa ng̃ babaeng romana ang kamatayan, bago mangyari ang gayóng paghihiwaláy; ang kamatayan na muna bago nilá tanggapín ang gayóng kálakilakihang kasirâan ng̃ dang̃ál.

—

¡Mutyáng mg̃a kababayang anák na babae ng̃ dakilang Filipinas; pinagpipitagan kong mg̃a dalaga, kagalanggalang na mg̃a babaeng may asawa, pinipintuhò kong mg̃a babaeng báo na inianák dito sa kagandagandahang lupaíng mithî ng̃ mg̃a ganid na mánḡanḡamkam, kayó ang kaligtasan ng̃ Bayang itóng ating pinakamámahal!

¡Uliranin ninyó ang mg̃a babaeng tagá Roma ng̃ panahóng una; ugalîin ninyó ang kaniláng inugalì; gawín ninyó ang kaniláng guinawâ, at maniwalà kayóng sa tuwî na'y kayó'y pakasísintahi't igagalang ng̃ inyóng mg̃a kasambaháy, reina kayóng kikilalanin ng̃ inyóng mg̃a asawa't mg̃a anák, sa tuwî na'y ipagmámarang̃ál kayó ng̃ lahát ng̃ tunay na umiirog sa Filipinas, at kalúlugdan kayó't hahang̃àan ng̃ boong daigdíg!





## II.

## Ang binibining talà sa Roma.—Ulirán ng̃ mg̃a dalaga sa kabaitan, sa kalinisan ng̃ asal at sa pag-ibig sa amá't iná.

Niyó'y taóng iká 244 ng̃ Roma. Apat na raan at siyám na po't siyám na taón ang tátakbo pa, bago ipang̃anák ang Mánanakop na si Jesús.

Ang nakapangyayari'y ang palalong si Tarquino, ikapitóng harì ng̃ mg̃a romano.

Ang talà sa ciudad ay si Lucrecia, na anák ni Espurio Lucrecio Tricirptino.

Si Lucrecia'y pang̃ulo sa kabaitan ng̃ ásal, sa katalinuhan, sa dunong at sa kagandahan.

Sumasakatuwiran ng̃ang siyá'y pamagatán ng̃ "Talà sa Roma".

Nakita siyá sa isáng malakíng piguíng ni Tarquino Colatino, na pamangkín ng̃ haring palalong si Tarquino.

Si Colatino'y marunong, mayaman, matapang at magandáng lalaki.

Mulâ pa sa unang pagkikita nilá'y pinagisá na ang dalawáng pusò ng̃ tunay, dalisay at maalab na pag-ibig, damdaming ipinahayag ng̃ sandalî ring iyón ng̃ makisig na binatà sa butihing dalaga.

—Binibining mahál!... Pusò ko'y binihag ng̃ inyóng kagandahang lubháng mapanghalina. Ang púsong itó'y iniháhandog ko sa inyóng mg̃a paanán,—ang ibinulóng ni Colatino kay Lucrecia, sa isáng sandalíng pagkakálapit nilá.

—Marang̃ál na guinoo,—ang tugón ng̃ dalagang namulá ng̃ dî kawasà ang mukhâ at nang̃áng̃atal ang tinig;—magsadyâ pô kayó sa aking bahay at doón ko kayó sásagutin, sakali't ipahintulot ng̃ kabutó kong amá.

Pagkasabi ng̃ gayón ng̃ boong dahang tulad sa mahinhíng hihip ng̃ hang̃in, lumayô siyá sa binatang buhat sa sandalíng iyó'y pang̃inoong tunay ng̃ kanyáng kalooban.

Natigagal si Colatino, sinundán ng̃ matá ang binibining pumukaw sa kanyáng dibdíb ng̃ lalong marubdób at matimyás na pagsintá.

Nanaw sa bagongtáo ang katahimikang dating tinatamasa.

Siyá'y nagdilidili.



## III.

**Ang bayaning si Colatino.—Ulirán ng̃ mg̃a bagong-táo sa dunong, sa kalinisan ng̃ asal at sa pagkamasunurin sa mg̃a magulang.—Matalinong pag-aasawa.**

---

Pinagsikapan niyáng usisàin ang kaugalîan ni Lucrecia, kung may pinag-aralan at kung sino ang magugulang.

Ng̃ matalastás niyáng ang binibining yaó'y mabaít, matalino, masipag, may pinag-aralan at anák ng̃ mg̃a magulang na ganáp magmahál sa kapurihán, hindî nag-alinlang̃ang muhang sanggunì sa kanyáng amá't iná.

Isáng araw na nagkakátabi ang mg̃a pinagkakautang̃an niyá ng̃ buhay, lumapit siyá't nagsalitâ:

—Tatay, ¿nakikilala pô bâ ninyó si guinoong Espurio Lucrecio Triciptino?

—Oo, nakikilala ko. Siyá'y aking kaba-

batà, naguíng kasama sa pag-aaral at kaibigan kong matalik,—ang sagót nḡ amá.

—¿Nakikilala pô bâ ninyó, nanay, ang asawa nḡ guiñoong iyón?

—Kilalá ko. Nḡ kápuwâ kamí dalaga'y siyá ang aking laguing kasamasama; halos magkasabáy ang aming pag-aasawa. Hindî lumamíg, sumandalî man, ang aming tunay na pag-iibigan,—ang tugón nḡ iná. Kilalá ko, buhat maguíng batà, ang magandáng dalagang si Lucrecia, at walâ akóng masasabi tungkól sa kanyá kung dî pawang kapurihán. Idinugtóng ko itóng hulíng bagay, kahi't hindî mo itinátanong, sa pagká't sa aking akala'y siyá mong totoong ibig maalaman. ¿Nagkakamalî bâ akó?—ang idinugtóng na nḡumíngitî.

—Hindî pô, nanay, at marahil napag-aabot na rin pô ninyó ang kadahilanan nḡ aking mḡa tanóng. Aking lubós na ikinatútuwâ ang mḡa sagót ninyóng dalawá nḡ tatay, sa pagká't tila mandín mḡa páng̃unahin nḡ inyóng pahihinuhod sa kapahintulutang ibig kong hingín sa inyóng dalawá, na akó'y makapang̃ibig kay Lucrecia.

Búkas ko sásagutin katá,—ang sagót nḡ amá. Samantala'y isipin mong magalíng ang

iyong gágawin. Tanungín mo ang iyong kalooban, kung talagáng handâ na ikáw sa pagtahimik sa payapang lilim ng̃ matrimonio, at kung inaakalà mong si Lucrecia'y siyáng karapatdapat na maguíng kasama mo hanggáng nabubuhay.

—Súsundin ko pô, tatay, ang inyóng bilin sa akin.





# IV.

## Matatalino't tapát na loob na mg̃a magulang.

Pagdaka'y nagpadalá ng̃ sulat ang amá ni Colatino sa amá ni Lucrecia. Ganitó ang kanyáng saysáy:

"Aking mahál at matalik na kaibigan:

"Ipinagbigáy alam sa akin ng̃ aking binatang anák ang kanyáng maalab ng̃uni't wagás na pag-ibig sa anák mong dalaga, tulóy huming̃î sa aking pahintulot na makiusap sa iyo't ng̃ kanyáng maipahayag sa iyong mutyáng binibini ang linálaman ng̃ kanyáng dibdíb. Palibhasa'y kilalá ko ang kagandahan ng̃ iyong asal at ang kabaitan ng̃ anák mo'y aking ikinatuwâ ang nais ng̃ aking anák.

"Kilala mo akó't kilala mo namán ang aking bagong-táo, at lubós ang aking pag-asang hindî mo ipagkakait ang sa iyo'y kanyáng híhiling̃in. Gayón man, sakali't sa iyong balak

ay hubád sa karapatán ang aking anák sa kanyáng mithíng ligaya, huwág maguíng hadláng ang ating mahigpít na pagkakaibigan upáng ipagtapát mo sa aking huwág ipagpatuloy ng̃ aking anák ang kanyáng layon, at pagkakágayo'y masakláp man sa loob ko'y sasawayin ko siyá. Ng̃uni't kung kamí'y papaguingdapatin mo'y waláng kahulilip ang ligayang aming tátamuhin.

"Pakamimithîin ko ang pagtanggáp ng̃ iyong kasagutan sa tunay mong kaibigang sa iyo'y yumayakap ng̃ boong pagliyág".

—

Agád sumagót ang amá ni Lucrecia ng̃ ganitóng saysáy.

"Guiliw at mahál kong katoto:

"Naghatíd sa akin ng̃ malakíng galák ang pinakamámahal kong sulat mong katátanggap ko pa lamang, at dinalidalì kong sagutín.

"Sa ganáng aking asawa at sa ganáng akin, walâ na kamíng maháhang̃ad pang ligayang gaya ng̃ maguíng buhól ng̃ ating pagkakaibigang mahabang panahón ang pag-iisáng katawán ng̃ anák mo't ng̃ aking anák, bukód sa maguiguing maningníng na dang̃ál namin ang pag-aasawa ni Lucrecia sa isáng binatang du-

góng-harì ang tumátakbo sa mg̃a ugát. Ng̃uni't iyong talós na ang inililigaya sa matrimonio'y hindî ang yaman, hindî ang pagkadugóng guinoo, kung dî ang tunay, malinis at maalab na pag-iibigan ng̃ dalawáng magsasama hanggáng may buhay. Paparituhin mo ng̃â ang iyóng anák, ipahihintulot ko sa kanyáng makipag-usap kay Lucrecia, at maniwalà kang magkakanglalábis sa aking dibdíb ang tátamuhing tuwâ, kung ang dalaga ko'y tumumbás sa pagsintá sa iyong bagong-táo, na talastás kong mabaít at huwaran ng̃ kápuwâ binatà sa pagmamahál sa dang̃ál, sa katalasan ng̃ ísip at sa pagkamaibiguín sa bawa't kagaling̃an.

"Samantala'y tanggapín mo ang mairog kong yakap".





V.

## Magagandáng mg̃a aral ng̃ amá sa anák.

—¿Napagdilidili mo na bang magalíng ang iyong gágawin, Colatino?—ang tanóng ng̃ amá sa anák.

—Opò.

—At gayák na bâ ang loob mo sa pagpapatuloy ng̃ pang̃ing̃ibig kay Lucrecia?

—Opò.

—Ipinahihintulot ko sa iyo, Colatino, kung gayón, na iyong ipahayag ang iyong pag-ibig kay Lucrecia. Ang iná mo't akó'y aming ikinaliligaya, na ang nahirang mong ibiguin ay ang dalaga pa namáng talagáng mithî naming siyá mong maguíng asawa, sakali't kayó'y magkakaibigan, sa pagká't sa akalà namin, ayon sa aming hiwatig sa kanyáng ugalì buhat sa kamusmusán, bukód sa ibá't ibáng mahahalagáng hiyas ng̃ kanyáng káluluwa, bukód sa kanyáng hindî karaniwang kagandahang humahalina sa

bawa't sa kanyá'y makapanood, ay siyá'y lubháng mápagmahal sa kalinisan ng̃ puri, na anó pa't iibiguin pa niyá ang libong kamatayan kay sa dung̃isan, kahi't gagabahid, ang kaningning̃án ng̃ matrimonio. Hindî mamakailang pinag-usapan namin ng̃ iná mo ang bagay na itó, bagá man hindî namin sinasabi sa iyo't ang ibig nami'y manggaling na lubós sa kalayâan ng̃ iyong kalooban ang paghirang ng̃ kákaisahin mong palad. Ng̃uni't tagláy nitóng kapahintulutáng bigáy namin sa iyo, ang mahigpít na katungkulang pinagsikapan kong ilimbág sa iyong pusò, na sásandalî ma'y huwág mong lilimutin; yaón bagáng ásal-mahál na pagtatapát sa lahát mong mákapanayam, lalonglalò na tungkól sa pag-aasawa. Isá sa lalong kapang̃itpang̃itang ugalì ang magtaksíl, kayâ ng̃â bago ka magpahayag ng̃ pag-ibig mo kay Lucrecia'y muhang pahintulot ka muna sa kanyáng amá. Kung anó ang pagkausapan ninyó'y sabihin mo sa iyong iná't sa akin. ¡Hayó na, anák ko't patnugutan ka nawâ ng̃ Lang̃it sa magandá mong hang̃ád!

—Gáganapin ko pô ang lahát ng̃ atas ng̃ dang̃ál na inyóng itinurò sa akin buhat pagkabatà.

Hinalikán ng̃ ganáp na pagguiliw ng̃ kanyáng amá't iná ang noo ni Colatino, at hinalikán namán nitó ng̃ boong pagsintá't pagpipitagan ang dalawáng pisng̃í ng̃ kanyáng magugulang, at yumáo.





## VI.

## Ang púsong mahál at mápagtapat.

Tinunḡo ni Colatino ang bahay nḡ kanyáng sintá.

Sinalubong siyá nḡ isáng alilang lalaki sa pintûan nḡ bahay, at itinanóng kung sino ang ibig niyáng makausap.

—Ipakisabi mo kay guinoong Espurio Lucrecio Triciptino, na ipinamámanhik ni guinoong Colatino ang sandalíng pakikipag-usap.

Yumukód ang alilà at nagbigáy sabi sa kanyáng panḡinoon.

Hindî nalao't lumabás ulî ang alilà at nagsalitâ:

—Hiníhintay pô kayó nḡ aking panḡinoon sa salas,—at sakâ yumukód at yumáo.

Nasok si Colatinong kumákaba nḡ dî anó lamang ang dibdíb.

—Sumainyó nawâ ang payapa't ligayang kaloob nḡ Lanḡit,—ang batì ni Colatino kay Triciptino.

—Gayón din ang hang̃ád kong kamtán pô ninyó.

—Isinasamò ko pô sa inyóng huwág gamitin sa akin ang pamumupô. Kayó'y kapatíd ng̃ aking amá sa tunay at mahabang panahóng pagkakaibigan, at hindî ng̃â marapat na ang anák ng̃ kapatíd ay pupûin.

—Sang-ayon akó sa iyong samò, na nagpapakilala ng̃ kabaitan mong hindî nagmamaliw. ¿Anó ang maipaglilingkód ko sa iyo?

—Ang ipatawad pô ninyó ang napakalaking aking kapang̃ahasan. Ipinamámanhik ko sa inyó ng̃ boong paggalang, na ipahintulot pô ninyóng aking makausap ang binibining anák ninyó. Nais kong ipahayag sa kanyá ang aking malinis at tunay na pag-ibig, na ipinukaw sa aking pusò ng̃ kanyáng wagás na kabaita't kagandahang kaligaligaya. Kung sakali't marapatin niyáng tumbasán ang pagsintá kong itó'y magsásadyâ pô sa inyó ang aking amá upáng ipamanhík na inyóng itulot na kamí'y papag-isahín ng̃ matrimonio,— ang sabi ni Colatinong nang̃íng̃inig ang tinig.

—Pinasasalamatan ko sa iyo ang pagbibigáy-dang̃ál at pagtatapát sa akin. Ng̃ayón di'y makakausap mo si Lucrecia.

Ipinatawag ni Triciptino ang kanyáng anák

na dalaga. Ng̃ dumatíng itó't makita si Colatino'y namulá ang mukhâ at tumahíp ang dibdíb.

—Maupô ka sa tabí ni Colatino't may sasabihin siyá sa iyo,—anáng amá sa anák na dalaga.—Ng̃ magkaroon kayó ng̃ kalayâan sa pagsasalitàa'y áalis akóng sandalî.—At hindî na naghintáy ng̃ sagót at nanaw agád.





## VII.

## Pagpapahayagan nḡ dalawáng púsong kápuwâ mahál, kápuwâ wagás, kápuwâ dalisay.

Malaon ding natigagal ang binatà't dalaga, datapuwa't ang kaniláng mḡa matá ang nagsasalitàan.

Umíd si Colatino, at hindî niyá magahís ang alang-alang na sa kanyá'y pumípipi.

At gayón din ang nangyayari kay Lucrecia.

Sa dî kawasa'y ang dalaga ang unang nagbukás nḡ salitàan.

—May sasabihin daw pô kayó sa akin,—aní Lucrecia.

—Tunay pô. Marahil hindî pa pô ninyó nalilimutan ang sinabi ko sa inyó't ang isinagót namán ninyó sa akin sa bahay nḡ piguíng na ating pinagkátagpuan, sa isáng mapalad na pagkakátaon.

—Natatandâan ko pô.

—Kung gayó'y inuulit ko pô at pinagtitibay ang aking sinabi: na inihahayin ko sa inyóng paanan ang lalong maalab at dalisay na pagibig. Kayó ang kaunaunaha't tanging babaeng sinuyò ng aking pusò, at aking ipinamámanhik na papaguingdapating kayó'y paglingkurán ko hanggáng may hiningá.

—Kinikilala ko pong malakíng utang na loob ang inyóng pagpapaunlák sa akin. ¿Nguni't tunay na tunay pô bâ kayâ ang inyóng pagsintá? ¿Hindî pô kayâ aglahì?

—¡Saksí ng tunay kong pagsintá ang lalong minámahal ko at pinagpipitagan sa buhay! ¡Lakíng kapusungán at kataksilán ang aking gágawin kung sa panaguinip man lamang ay mangahás akóng umaglahì sa dakilang kamahalan ng isáng dalaga, kahi't ang dalagang itó'y kárukharukhàan! Kung gaano ang pagpipitagan ko sa aking iná'y gayón din sa lahát ng mga babae. Dangang nagbuhat sa mga labing hindî ko masasapantahang búbukalan ng pag-alipusta'y ipalálagay kong matindíng pagyurak sa aking dangál ang inyóng sinabi,—ang madalíng isinagót ni Colatino.

Ngumitî ng kalugodlugód si Lucrecia at nagsalitâ na ang tinig ay kátamistamisan:

—Talastás pô ninyóng hindî akó makapañgáñgahas lumabág sa inyóng kamahalan. Ipatawad pô ninyóng hindî akó nátumpak ng̃ pagsasalitâ. Ang ibig kong sabihi'y bakâ kayó'y nahihikayat lamang ng̃ sandaliang silakbó niyáng pagsintáng tulad sa apóy ng̃ bulalakaw, na dî nalalao't nawáwalâ sa mg̃a matá.

—Maisúsumpâ ko sa inyóng ang pag-ibig ko'y hindî magmamaliw, palibhasa'y taós hanggáng sa kaibuturan ng̃ aking káluluwa, pag-ibig na aking mithíng mabigkisán ng̃ hindî nakákalág na talì ng̃ matrimonio.

—Kung gayó'y nananalig akóng katotohanan ang kadalisayan at katunayan ng̃ inyóng pagsintá. Huwág pô ninyóng ikamuhî ang mg̃a naunang sinabi ko sa inyó. Hindî pô kailâ sa inyóng ang boong buhay ng̃ babae'y ang pagibig sa tanggapín ng̃ boong kalayâang kanyáng maguíng esposo.

—Ang lalong masakláp na kamataya'y aarìin kong matimyás na ligaya, kailán ma't manggaling ang kamatayang iyán sa inyóng pintuhò ng̃ aking buhay.

—Maraming salamat pô,—ang malambíng na sagót ni Lucrecia.

—Ng̃ayó'y papaguingdapatin pô ninyóng

akó'y sagutín kung inyóng matútumbasan ang aking pagsintá nḡ gayón ding kataimtím at gayón ding kaalab.

—Hindî karaniwang sumagót pô agád ang babae sa ganyáng katanunḡan; gayón man, palibhasa'y lubháng kinamumuhîan ko ang gawáng pagpapaimbabáw, at talagáng katutubong-asal ang pagtatapát, sasabihin ko sa inyó ang boong linálaman nḡ aking dibdíb. Malaon nḡ kayó ang tanḡing irog nḡ aking káluluwa, at nagtamó akó nḡ waláng kahulilip na tuwâ nḡ ipahayag ninyó sa akin, sa iláng salitâ, ang inyóng pagibig, nḡ tayo'y magkátagpô sa piguíng. Mulâ noo'y bawa't oras na magdaa'y ang damdám ko'y isáng daang taón, sa paghihintáy kong magsadyâ kayó rito sa bahay. Maniwalà pô kayó nḡayóng ang boong pusò ko, káluluwa't buhay kayó ang tanḡing may-arì...

—¡Lucrecia!—ang isinalabat ni Colatino,—isinúsumpâ ko sa iyo, sa harapán nḡ boong daigdíg, na ikáw ang panḡinoon nḡ abâ kong kataohan. Walâ akóng háhanḡarin, mulâ sa sandalíng itó, kung dî ang maihandóg sa iyong mḡa yapak ang boong ligaya't karanḡalan. ¡Akó'y iyong iyo't ikáw namán ay akin! ¡Oh laking kapalaran!

—Ñgayó‘y umaasa akóng ikáw ay tútupad sa utos ñg kaugalîan sa mñga ganitóng bagay, —ang mulíng sinabi ni Lucrecia.

—Hindî ka námamalî sa iyong pag-asa. Tumiwasáy ka‘t hindî malalao‘t makikiusap ang aking magugulang sa iyong magugulang, at ñg sa loob ñg madalíng panahó‘y matawag katáng esposa sa haráp ñg lahát.

—¡Waláng hanggáng salamat, liyág kong pinakamámahal!





## VIII.

**Pagbibigáy alam sa mg̃a pinagkakautañgan ng̃ buhay.—Mg̃a pañgaral ng̃ amá sa anák na dalaga.**

Ipinagtapát ni Lucrecia sa kanyáng amá't iná, at ni Colatino namán sa kanyáng mg̃a magugulang ang kinálabasan ng̃ kaniláng salitàan.

—Tatay, nanay:—aní Lucrecia sa kanyáng amá't iná;—kayóng sa tuwî na'y sinásamba ng̃ aking káluluwa'y pagsásaysayan ko ng̃ ganáp na nilálaman ng̃ aking dibdíb. Sa ganitóng bagay kinailañgan kong gahisín, pagkatapos ng̃ masilakbóng aking pakikitunggalî, ang kahihiyáng tumátahî sa aking mg̃a labì.

—Magsaysáy ka bunsô, magsaysáy ka ng̃ boong pagkakatiwalà. Talastás mo ng̃ kamí ang lalong tunay mong mg̃a katotong mapagkakatiwalâang lubós ng̃ mg̃a lihim ng̃ iyong pusò. Iabsáng mo ang iyong kahihiyán,—anáng amá.

—Sa kapahintulután pô ninyó, tatay, naki-

pag-usap akó kay guinoong Colatino. Ipinahayag nitó, nḡ boong pitagan, ang kanyáng pagsintá sa akin, isinumpâ niyáng ang kanyáng pagsintáng iyá'y dalisay, tunay, lubháng maningas...

—¿Dati mo bâ siyáng kakilala?—ang tanóng nḡ iná.

—Nakakila ko pô siyá sa isáng piguíng, at niyón pa'y ipinahiwatig na sa akin ang kanyáng hanḡád.

—¿At anó ang iyong isinagót?—ang mulíng tanóng nḡ iná.

—Sinabi ko pô sa kanyáng magsadyâ siyá dito sa ating bahay at dito niyá akó kausapin, pagkatapos na makahinḡíng pahintulot sa aking mḡa magulang.

—¿At anó ang isinagót mo nḡayón sa kanyá?—ang tanóng namán nḡ amá.

—Sa kanyáng kapamanhikang siyá'y aking pagtapatán, hindî ko pô naikailâ ang aking pagtumbás sa tapát niyáng pag-ibig, sa pagká't ang katotohanan po'y malaon ko nḡ sinísinta siyá.

—¿At walâ ka bang ibáng katipán?—ang tanóng nḡ iná.

—Walâ pô,—ang sagót nḡ dalaga.—Kung nagkátaong may ibá akóng kasintahan, ang

unauna'y ipinagbigáy alam ko sana sa inyó, at ang ikalawá'y sinabi ko disin kay guinoong Colatino ng̃ boong liwanag, na ang aking pusò'y hindî na akin, at yamang gayó'y hindî ko na matátanggap ang kanyáng haying pag-ibig, bagá man kinikilala kong utang na loob ang kanyáng pagpapaunlák. Datapuwa't walâ pang ibáng pinaooohan akó ng̃ aking palad. Tunay ng̃â po't maraming hindî anó lamang ang nakiusap sa akin, ng̃uni't sinagót ko siláng hindî pa hilig ang loob ko sa pag-aasawa: sa maiklíng sabi'y ipinahalatâ ko sa kaniláng hindî ko silá mangyayaring ibiguin.

—¿At anó ang inyóng pinagkayarîan ni guinoong Colatino't ikáw?—ang itinanóng ng̃ amá.

—Pinagkayarîan pô namin,—ani Lucrecia,—na papapakipag-usapin sa inyó ang kanyáng amá't iná, upáng ipamanhík na mangyaring inyóng ipahintulot na akó'y mápakasal sa kanyá.

—Magalíng, anák ko,—ang mulíng sinabi ng̃ amá ni Lucrecia;—ng̃ayó'y pagpapaaninawan katá ng̃ iláng bagay tungkól sa pag-aasawa. Ang pag-aasawa ng̃ isáng lalaki't isáng babae'y ang pagbibigay ng̃ isá sa isá ng̃ kalahatì ng̃ kanyáng káluluwa, at ang pagtanggáp namán ng̃ isá sa isá ng̃ gayón ding kalahatì; sakali't

magkáagpang na magalíng ang dalawáng kápuwâ kalahatì; náriyan ang galák, ang dangál, ang *paraiso;* sakali't hindî magkáagpang, kung ang dalawáng buhay na dating ganáp at boò ay maguíng kápuwâ kulang at kápuwâ sirâ; náriyan ang pighatî, ang kaimbihán, ang *infierno.* Sa ganitóng kadahilana'y mahigpít na kinakailangang dapat mong sukating magalíng ang lakí at kalagayan ng káluluwang ibíbigay mo at ng káluluwang iyong tátanggapin. Itó ngâ ang mainam na paraan at ng huwág kang másinsay sa kaayaayang landás.

Pagkâ natatalîan ang isáng lalaki't isáng babae ng lambál na lubid ng pag-ibig sa magandáng gawâ at ng pagsisintahan, ang pagsisintaha't pag-ibig sa magandáng gawá'y naguiguing isáng matibay na daóng na payapang lumalayag sa dagat ng buhay; isáng ángel ang siyáng pumapatnubay: ang tinutungo nilá'y ang waláng hanggáng kaluwalhatîan; ang doongán nilá'y ang langit.

Ngayó'y iiwan ko kayóng mag-iná at kayó'y mag-usap tungkól sa pag-aasawa. Siyá'y makapagpapaliwanag sa iyo ng higuít sa akin.

---



## IX.

## Mg̃a pang̃aral ng̃ iná sa anák na dalagang mag-aasawa.

—Makiníg ka, guiliw kong anák,—anáng iná ni Lucrecia.

Marami ang nang̃ag-aasawang hindî pinagiisip na magalíng ang guinágawâ, gayóng itó'y isáng pagbabagong kalagayang nagkakailang̃an ng̃ lalong malakíng katahimikan, katiisan at katiyagâan.

Marami ang mg̃a babaeng nag-aasawa na hindî kilalang lubós ang maguiguing asawa, sa pagká't hindî nilá napag-uunawà ang mg̃a kaugalîang magalíng at ang mg̃a kaasaláng masamâ ng̃ lalaking kaniláng kakasamahin hanggáng nabubuhay.

Hindî ko akalà, bugtóng kong anák, na patamlayín ko ang loob mo sa iyong pag-aasawa kay guinoong Colatino, hindî; ang ibig ko la-

mang ay katá'y patnubayan sa lubháng mahalagáng adhikáng tinitika ng̃ iyong pusò.

Buhat sa iyong kamusmusá'y hindî ka nawawalay sa akin, katulongtulong katá sa mg̃a gawàin dito sa bahay, nakaramayramay katá sa mg̃a dusa't pighatî ng̃ buhay, at yamang gayó'y mapaglilining mo na kung gaano kalakí ang pang̃ang̃ailang̃an mong magkaroon ka ng̃ tunay na pagkawili sa sariling bahay at sa pakikipanayám sa iyong mg̃a kasambaháy, na anó pa't huwág kang magmithíng humanap ng̃ ligaya sa pagparoon sa ibáng kasayahang alay ng̃ mundo. Kinakailang̃an mo ring magtagláy ng̃ lakás ng̃ loob at ng̃ lakás ng̃ katawán, upáng makatagál ka sa pagtitiis sa sarisaring hirap.

Ibig kong ipaliwanag sa iyo ang pinagsasaligan at kadakilâan ng̃ *matrimonio*, ang mg̃a katungkula't mg̃a hirap na pinápasan, ang mg̃a kinakailang̃ang pagpapakaing̃at at ang mg̃a ligayang tinátamo.

Waláng nakikita sa matrimonio ang mg̃a táong hindî nagninilaynilay kung dî isáng pinagkaugalîan, ang pagsisintahan ó ang pagkápahiwalay sa mg̃a magulang.

Ang nawawarì namán sa matrimonio ng̃ mg̃a táong waláng kinalúlugdan kung dî ang

nakikita ó nahihipò ay ang pagkákamit ng̃ guinhawa sakali't ang maguiguing asawa'y mayaman, at isáng paraan upáng numingning sa bayan ó magkamít ng̃ lugód at layaw.

Námamasid namán sa matrimonio ng̃ mg̃a táong matalino ang mg̃a bagong katungkulang dapat ganapín, isáng saganang bukál ng̃ mg̃a títiising dusa, at yamang gayó'y mulâ namán ng̃ mg̃a dalisay na kaligayahán. Ang ganitóng mg̃a táo lamang ang marunong tumanggáp ng̃ mg̃a kahirapang pagdaka'y nakapanglulupaypay sa mg̃a káluluwang waláng biníbigyang halagá kung dî ang sariling kagalin̄gan, kutad na mg̃a púsong hindî pinagnanawnawán ng̃ mg̃a wagás at dakilang layon.

Nagmulâ ang sabing *matrimonio* sa wikang lating *matrimonium*, na ang kahulugá'y *kinauukulan* ó *katungkulan ng̃ iná*, sa pagká't ang iná ang siyáng pang̃ulong pinagkakatiwalâan ng̃ káluluwa't katawán ng̃ batà.

Dapat mabuhay ang mag-asawa ng̃ isá lamang buhay, magtulong sa pagdadalá ng̃ mg̃a pas-anin sa familia at magtamó kápuwâ ng̃ mg̃a kapakinabang̃áng bigáy ng̃ matrimonio.

Galing sa wikang lating *nubere* ang salitáng *novia,* na ang kahulugá'y *magkulubóng* ó *magta-*

*kip*, at ang ganitóng tawag ay buhat sa kaugalîang magtalukbóng ó takpán ang ulo nḡ esposa nḡ isáng lambóng samantalang guinágawâ ang pagkakasál.

Ayon sa *ley*, ang matrimonio'y ang pagsasama hanggáng nabubuhay nḡ isáng lalaki't isáng babaeng kápuwâ may kalayâan, alinsunod sa katuwiran.

Katungkulang mahigpít nḡ esposa ang sumintá sa kanyáng esposo, pagsikapan ang kanyáng ililigaya, at sa tuwî na'y umisip, magsalitâ at gumawâ nḡ ikalúlugod at isísinta sa kanyá nḡ lalaking hinirang na makasama sa boong buhay.

Dapat pagpilitan nḡ babaeng matantô ang asal, hilig at kaisipán nḡ kanyáng asawa at nḡ mabagayan itó at mailagan namán ang pagsasamâan nḡ loob.

Sakali't magkailanḡan kang magbukás nḡ pusò ó ibig mo kayáng muhang hatol, huwág mong kalimutang sa alín mang sandalî'y makalalapit ka sa akin nḡ waláng takot na anó man, nḡ waláng alang-alang, nḡ boong pagkakatiwalà, kumalong ka sa aking sinapupunan at sabihin mo sa akin ang lahát mong dináramdam. Sa unang panánalitâ mo pa lamang ay makukurò

ko nḡ ibig mong magluwál nḡ na sa sa iyong dibdíb, pakikinggán katá nḡ boong pagguiliw at mahuhulâan ko halos ang nangyayari sa kaibuturan nḡ iyong pusò; pagpupun-an ko ang kulabóng iyong pagpapahayag, bíbigyan kong katiwasayán ikáw, katá'y tutulunḡan sa hirap at pamamatnugutan katá sa iyong aasalin.

Huwág mo sanang kalimutang sa daigdíg ay walâ nḡ kátamistamisan at mápagbigay lakás at guinhawang gaya nḡ pusò nḡ isáng iná.

Mamamasid mong pagkatapos nḡ mḡa unang pagkakatiwalà mo sa akin nḡ mḡa lihim na nakababagabag sa iyong panimdím, lúluwag ang iyong paghinḡá.

Makipanayám ka sa akin arawaraw bago ka mag-asawa, at nḡ sa tapát na pag-aarugâ ko'y makapaghandâ ka diyán sa bagong buhay na mithî mong tanggapín.

Talastasín mong sa aking pagkainá'y waláng nakatatakas. Isáng pagkukunót nḡ noo, isáng pilit na nḡitî, isáng bahagyáng pamumutlâ, isáng bigláng pamumulá nḡ iyong mukhâ, ang lahát nḡ iyá'y nakapagpapahalatâ sa akin nḡ iyong mḡa damdamin.

Ang bagay na waláng kaanoanoman sa mḡa hindî umiirog sa iyo, ang mangyayaring máli-

ñgid sa lalong sumísinta ng̃ maalab, maniwalà ka bunsóng nakikita ó nahuhulâan ng̃ isáng iná; waláng kabuluháng ilingíd ng̃ anák ang kanyáng mg̃a pighatî sa pamamag-itan ng̃ paimbabáw na galák: nakikita ng̃ iná ang pusò ng̃ kanyáng anák hanggáng sa kaloobloóban.

Kung dî rin lamang sa iyong esposo, sa akin ó kung walâ na akó'y sa iyong amá, ang pagbubukás ng̃ pusò, ang pagpapahayag ng̃ lihim ó ng̃ damdamin ng̃ káluluwa sa mg̃a ibá'y totoong mapang̃anib, kayâ hindî mo dapat gawín.

Alalahanin mong waláng bagay na lubós ang kagaling̃an sa daigdíg, waláng táong hindî nagkákamalî, waláng hindî dinaraanan ng̃ masamáng sandalî; kayâ lubhâ mong kinakailang̃an, sa ililigaya ng̃ inyóng pagsasama, ang sa tuwî na'y ilaban mo ang pagpapaumanhín sa mg̃a pagkukulang na magawâ sa iyo ng̃ maguiguing esposo mo, at ng̃ gayón din ang gawín niyá sa iyó; ibababag mo sa kanyáng sumúsubong galit ang boong katimyasán ng̃ pananalitá't kilos; ipakikitunggalî mo sa mg̃a hindî pagling̃ap sa iyo ang pagsusumikap ng̃ sa kanyá'y ganáp na pagpapakitang loob; gagamitin mong sandata sa kanyáng hindî matuwíd na asal ang matiyaga't hindî nagmamaliw na pagpapakilala mo

sa kanyá ng̃ iyong mataós, tapát at wagás na pagsintá.

Huwág kang gumawâ ng̃ anó man kung dî ang ikalúlugod ng̃ iyong asawa.

Magpakaganda ka ng̃ asal, huwág mong ipalálagay kailán mang ganáp ang iyong kagaliñgan; mamihasa kang isukò mo ang iyong kalooban sa kalooban ng̃ iyong asawa.

Isáng katotohanang ang matrimonio ay isáng pas-aning dapat pagtuluñgang dalhín ng̃ dalawá, ng̃uni't lalong lalò na ang babaeng may katungkulang magtiis, sa pagká't ang lalaki'y kailan ma'y siyáng ulo at ang babae ang pusò.

Mangyayaring tumaas ang iyong pag-iisip kay sa iyong asawa, na magkaroon ka ng̃ mg̃a hiyas ng̃ káluluwang higuít ang kaningniñgán sa mg̃a tagláy ng̃ iyong esposo, na sa lahát ng̃ bagay matang̃ì ka't daiguin mo ang asawa mo sa mg̃a kurò; ng̃uni't kahi't anó mang dami at kahi't anó mang lakí ng̃ mg̃a nalalaman mo'y hindî mawawal-an ng̃ mg̃a bagay na mangyayaring maiturò sa iyo niyá, kayâ huwág mong ipagpaparang̃alan ang iyong mg̃a kahigtán, kung dî bagkós pa ng̃ang magpapakumbabâ ka, ipakilala mo sa kanyá sa inyóng pagsasama, at lalò na kung may ibáng táong naha-

harap, na siyá ay nakahihiguit sa iyo sa lahát ng̃ bagay, at hindî mo nililimot na ang religión at ang ley siyá ang binigyáng kapangyarihang maguíng pang̃ulo at pang̃inoon sa bahay at ng̃ lahát ng̃ mg̃a kasambaháy. At gawín mong palatuntunan itóng katotohanang bung̃a ng̃ aking mg̃a danas: Kung gaano kalakí ang pagpapakumbabâ ng̃ babae sa kanyáng asawa, lalò namáng nagpapahing̃aláy at sumasang-ayon ang lalaki sa magalíng, matuwíd at matimyás na kapangyarihan ng̃ babae.

Kung nais mong sintahín ka ng̃ iyóng asawa, kahi't lumipas ang panghalinang kagandahan ng̃ kabatâan, pagsikapan mong ang ibiguin sa iyo ng̃ esposo mo'y hindî lamang ang nakapagbíbigay lugód at layaw sa katawán, kung dî namán iyáng kabaitan at kamahalan ng̃ asal, iyáng katalinuha't katimyasáng bumúbukal sa káluluwa, na hindî mangyayaring malantá ng̃ mg̃a kasawîang palad, ng̃ mg̃a pighatî, ng̃ mg̃a pagkakahirap, ng̃ pagpapabayà, ng̃ mg̃a sakít, ng̃ panahóng sumisirà at nagwáwasak ng̃ lahát, ng̃ mg̃a kakulang̃án at patí ng̃ mg̃a gawáng lihís ng̃ táong iyong sinísinta.

¡Mag-ing̃at ka! Hindî humíhing̃î ang matrimonio ng̃ isáng dakilang pagpapakahirap, kung

dî ng̃ waláng likát na mumuntíng pagpapakahirap. Hindî isáng dakilang kabayanihan ang hiníhiling sa iyo ng̃ matrimonio, kung dî tanítanikalang mg̃a pagtitiís sa mg̃a maliliit na hirap ó samâ ng̃ loob, na kinakailang̃an ang boong katibayan ng̃ dibdíb upáng mapagtiyagâang batahín.

¡Mag-ing̃at ka! Kung ang kalooban mo'y hindî inaalalayan ng̃ isáng ganáp na pagkatalós ng̃ iyong mg̃a tungkulin sa lahát ng̃ araw, ang kalooban mong iyá'y untiunting nanghihinà sa kahabâan ng̃ panahóng siyáng nagdudulot ng̃ pagkapagál, ng̃ hindî pagtitiyagâ at ng̃ pagkainíp, at pagkakágayo'y waláng nálalabi sa káluluwa kung dî sakláp at kapighatîan.

Ang pagkita ng̃ maliliit na katuwâan sa karaniwang lakad ng̃ pamumuhay ay isáng bagay na hindî natututuhan sa mg̃a páaralan at sa mg̃a aklát; gayón ma'y isáng dunong na kinakailang̃ang maalaman. Ang bigyán ng̃ malakíng kahalagahan ang lalong maliliít na galák, at huwág bigyán kung dî bahagyáng kahulugán ang mg̃a madadalíng lumipas na kasaliwâang palad; ang mg̃a itó ng̃â ang siyáng lalong mainam na paraa't ng̃ mabuhay ang táo sa kaligayahán.

Waláng araw na nagdaraang hindî tumátanggáp ang táo ng̃ lubháng maraming maliliít na mg̃a katuwâang ating ililigaya, kung marunong tayong humalatâ at magbigáy halagá sa mg̃a katuwâang iyón. Hindî rin namán nagdaraan ang isáng araw na hindî nagdudulot muna sa atin ng̃ maraming maliliít na isásamâ ng̃ ating loob, na kung ating pakápupunahin ay makapagpapasakláp ng̃ ating pamumuhay.

Sa halimbawà: lubós ang aking paniniwalang ang maguiguing asawa mo'y mabaít, mairuguín, dalisay at wagás ang asal, tunay na sumísinta sa iyong kawang̃is namán ng̃ pagsintá mo sa kanyá. Hindî kayó magsásalat, sa pagká't ang mg̃a magulang niyá't ang mg̃a magulang mo namán ay kápuwâ pinagkalooban ng̃ Lang̃it ng̃ katatagáng yaman. Walâ ng̃ang sukat maguíng dahil upáng hindî magtamó ikáw ng̃ ligaya't galák; gayón man, magpípighatî ka, kung ipaubayà mong bagabaguin ang galák at ligayang iyán ng̃ maraming mumunting kadahilanang isásamâ ng̃ iyong loob. Ng̃ huwág mangyari ang ganitó'y pagpilitan mong bigyáng halagá at ikatuwâ ang bawa't mairog na pananalitâ ng̃ iyong esposo, at pakamahalín mo ang bawa't kanyáng ipakitang sa iyo'y pagliyág,

pagmamalasakit at paglilingkód, kasabáy ng̃ pagsusumikap na huwág mong bigyán ng̃ malaking kahulugán ang isáng kilos ng̃ iyong asawang nagpapahiwatig ng̃ kanyáng kayamután, ang isáng salitâ niyáng may kapaitan. Katkatín mo't ipagtabuyan ang samâ ng̃ loob ng̃ iyong esposo, sa pamamag-itan ng̃ iyong kabaitan, pagkamalumanay at katamisan ng̃ asal. Papanatilihin mo sa iyong bahay ang pagkakásundô at katiwasayán ng̃ loob; pagdaka'y wawahîin mo ng̃ boong katalinuha't tiyagâ ang ulap na madilím sa lang̃it ng̃ pagsisintahan ng̃ mag-asawa.

Walâ ng̃ totoong mababasaguíng gaya ng̃ pag-iibigan. Madalás na nangyayaring nagkakailang̃ang bumilang ng̃ mahabang panahón upáng mapapagtibay ang ganáp na pagsisintahan; ng̃uni't sukat na ang isáng sandalî upáng malanság at magkawaraywaray ang pagsisintahang iyán.

Magsikap ka sa pagkatuto sa pagbabasá ng̃ mabubuting mg̃a aklát. Kung waláng dunong ay waláng esposa at waláng ináng ganáp ang kagaling̃an. Ang maguíng esposa at maguíng iná'y hindî lamang ang matutong maglutò ó mamahalà sa paglulutò ng̃ pagkain; hindî la-

mang ang matutong mañgasiwà sa mña gawàin sa pamamahay ó mamahalà sa mña alilà't lingkód sa bahay; hindî lamang ang laguing makialam sa iguiguinhawa't ikalálayô sa sakít nğ lahát nğ mña kasambaháy; hindî lamang ang magpagál sa paglilinis ó pagpapalinis at paghuhusay nğ sariling damít at nğ mña damít nğ asawa't mña anák; hindî lamang ang nauukol sa pagsintá, sa pananalañgin at sa pagalíw sa asawa't mña kasambaháy; may lalò pang mataas at dakilang katungkulan ang esposa't iná: MAMATNUBAY AT MAGTURÒ.

Ang dunong ay isáng kaaliwán, isáng matibay at kaligaligayang lubid na tumatalì nğ boong higpít sa pag-iisáng pusò nğ mag-asawa; samantalang ang kahangalán ay isáng *verdugo*, isáng bukál na pinanggagalingan nğ libolibong mña kapintasan at nğ libolibong mña pagkakámalî nğ babae, at isáng sagabal na malakí sa pagkakáisang loob nğ mag-asawa.

Kung nayáyamot ang isáng babae sa hindî pag-alís sa kanyáng sariling tahanan, ang ipinagkákagayo'y dahil sa waláng nalalamang anó man. Kung ang isáng babae'y dalahirà, waláng kahinhinan, alisagâ, salawahan, malulugdín sa mahahalagáng hiyas, mapagwaldás, nagpaparaan

ng̃ mahahabang oras sa mg̃a waláng kabuluháng salitàan, siyá'y gayó't palibhasa'y maraming totoo ang hindî niyá nalalaman. Ang babaeng inuubos sa pagbilí ng̃ isáng hiyas ang salapíng bung̃a ng̃ isáng buwáng pagpapatulò ng̃ pawis ng̃ kanyáng esposo, nagpapakilala ang gayón ng̃ hindî niyá pagkaunawà ng̃ kanyáng mg̃a dakilang tungkulin. Pinagmúmulan ang isáng babaeng mangmáng ng̃ lubháng maraming samàan ng̃ loob at ng̃ mg̃a kapahamakáng kakilakilabot at hindî mabilang.

Datapuwa't totoong saganà ang mg̃a ligayang sa pamumuhay ng̃ mag-asawa'y isinasabog ng̃ babaeng sa sarili niyá, ó sa tapát na pamamatnubay ng̃ kanyáng asawa'y nagsikap makaalam ng̃ mg̃a dunong, na sa mg̃a páarala'y hindî niyá nangyaring matutuhan. Ang babaeng marunong upáng siyá ang maguíng káluluwa ng̃ kanyáng bahay, ang babaeng matalino, mabaít, masipag at mápagpaumanhin; ang mairog na nagtítiis ng̃ mg̃a hirap huwág lamang bigyán ng̃ samâ ng̃ loob ang esposo; ang babaeng marunong umalíw, matamáng magbigáy-ulirán sa kagalingan at makapangyarihan sa pag-akit sa kanyáng asawa sa paggawâ ng̃ mg̃a ikarárangal; ang babaeng tumutulong sa pagtitiis ng̃ boong

katiwasayán ng̃ dibdíb sa mg̃a kasung̃itán ng̃ palad at sa mg̃a kahirapan sa buhay; ang babaeng maalam magsikap at magparaan upáng ang kanyáng bahay maguíng pugad ng̃ kasayahan, ng̃ kapayapâan at ng̃ kaligayaháng matiwasáy at tahimik na bumabalot sa katawán, sa pusò at sa káluluwa; ang babaeng gayó'y nararapat pakamahalín; ang babaeng gayó'y nakapagpápagaling sa lalong kasamasamàang budhî ng̃ lalaki.

Mahabà na itóng ating salitàan. Bukas na natá ipagpatuloy.





## X.

**Dapat pakaalagàan at pag-iñgatan ñg babae ang kagandahan ñg kanyáng katawán at ñg kanyáng pananamít.—Ang káluluwa ang siyáng lumálalang ñg tunay na kagandahan.**

—Ipagpatuloy natá, Lucrecia, ang atang salitàan kahapon.

—Diníriñgig ko pô ñg boong pag-irog, nanay, ang pahám ninyóng mñga aral.

—Ang babae, bunsô kong mutyâ, ay may katungkulang gumandá. Tila mandín isáng kahaliñgán ang ganitóng pagsasaysáy, sa bigláng pagwawarì.

—Siyá ñgâ pô. ¿Mangyayari pô bang gumandá ang babae kung kailán niyá maibigan?

—Mangyayari, ang bagay na itó'y hindî mapag-aalinlañganan.

Tunay ñgang hindî mangyayaring mahalin-

hán nino man ang kanyáng pagmumukhâ; datapuwa't mahahalinhan niyá ang anyô. Mangyayaring mapaningníng ng̃ babaeng matalino't magalíng pumaraan ang lalong bábahagyang hiyas na ipinagkaloob sa kanyá ng̃ May Kapal, at mabíbigyang kaaliwán at tamís ang isáng mukháng lalong hubád sa kagandahan ng̃ bawa't may káluluwang mahál at malulugdín sa kagaliñgan.

Talastás mo ng̃ sino mang nag-íisip ng̃ malalalim ay nagkakaroon ng̃ mg̃a kunót sa noo; gayón ding nag-iiwan ng̃ mg̃a bakás sa mukhâ ang mg̃a hilig at damdamin ng̃ káluluwa. Kung ibig mong manatili ang iyong kagandahan ó kung ibig mong gumandá ikáw, sa tuwî na'y pasayahín mo ang iyong kalooban at pamalaguîin mo sa iyong dibdíb ang katiwasayá't kabaitan ng̃ asal. Huwág kang magmamagagalitín; pagpilitan mong iwaksíng laguì ang kasuñgitán.

Mamihasa ka sa pagsupil sa iyong sarili; ang ganitóng gawá'y nakatutulong ng̃ dî kawasà sa pagkakaroon ng̃ matimyás na anyô ng̃ iyong mukhâ, palibhasa'y makapagtatagumpáy ka sa mg̃a pañgit na pinagkaratihan, sa biglábiglang sigabo ng̃ galit, sa mg̃a kapusukán at

pag-aalab ng̃ loob na sumisirà ng̃ ayos ng̃ mukhâ. Bukód sa roo'y pinakikinabang̃ang totoo sa pamumuhay ang karunung̃ang sumupil sa sarili.

Ang pag-iing̃at sa kalinisan ng̃ katawán at ang laguing kaayusan sa pagdaramít ay nakapagpápaganda sa táo. Kahi't hindî maguíng tunay na magandá'y hindî namán maguiguíng tunay na pang̃it kailán man ang babaeng nag-aalagang magalíng sa kaayusan at kalinisan ng̃ kanyáng buhók, ng̃ kanyáng balát, ng̃ kanyáng mg̃a ng̃ipin, ng̃ kanyáng pananamít, at hindî ng̃â kaguiláguilalas na marami ang malugód sa kanyáng anyó't kahusayan, ng̃ higuít sa maraming mg̃a babaeng magagandáng hindî marunong mag-alagà ng̃ kaniláng pananamít at ng̃ kaniláng katawán.

Hindî ang iguinághanda ng̃ pananamít ay dahil sa kamahalan ng̃ halagá, kung dî sa kagaling̃an ng̃ tabas at ng̃ ayos, at ang kabihisáng lalong nababagay ay hindî ang pagkâ násusunod na totoo sa *moda*. Ang babaeng matalino'y gumagamit ng̃ mg̃a pananamít na náaangkap sa kanyáng anyô, na anó pa't inihá-hayag ang pinakamagalíng at inilílling̃id ang ikinapapang̃it ng̃ kanyáng katawán.

Yamang káya ng̃â ng̃ babae ang pagpapagandá sa sarili, ang káyang iyá'y dapat niyáng gamitin. Gayón ma'y ang lalong nagsasakit sa pagganáp ng̃ tungkuling itó'y ang mg̃a babaeng karaniwan, kulang sa katalinuhan at sa maiguing kaisipán; samantalang nang̃agpapabayà sa kagandahan nilá ang mg̃a babaeng may matatalas na isip at may pinag-aralan.

Hiniyasán ng̃ May Kapal ang babae ng̃ katamisa't kahinhinán, samantalang pinagkaloobari niyá ang lalaki ng̃ lakás ng̃ loob at ng̃ lakás ng̃ katawán. Ang isáng babaeng hindî nagpapahalagá sa ibinigáy sa kanyáng biyayà'y kusang nagtátakwil sa pagganáp sa kaukuláng itinadhanà sa kanyá ng̃ Lang̃it.

Bihirang bihirà ang babaeng tumátalikod na lubós sa pagsintá ng̃ lalaki, at ang landás na lalong matuwíd upáng makarating hanggáng sa pusò ng̃ táo'y ang nagdaraan sa mg̃a matá. Kahaling̃án ng̃ang malakí ng̃ babae ang siyá rin ang magsará ng̃ landás na iyán at ng̃ huwág siyáng makaraan.

Ang kagandahan ang siyáng nagwáwagui't nagpapasukò sa lalaki. Ang mg̃a salitáng lalong dakila't kagalinggaling̃an, ang mg̃a kaisipáng lalong mahál at mataas, kung sabihin ng̃

babaeng pañgit dahil sa kanyáng kapabayâan ay hindî nagkakaroon ng̃ malakíng bisà, kay sa kung ipañgusap ng̃ babaeng may mg̃a matáng nagpapakilalang marunong gumantíng palà, at may mg̃a labing kung ng̃umitî'y wañgis sa kaayaayang pagbubukáng liwaywáy.

Ang unang katungkulan ng̃ babae ay ang pagpipilit na siyá'y kalugdán. Hindî lihís na gawâ ang pagsisikap ng̃ babaeng siyá'y gumandá at ng̃ maguíng karapatdapat na siyá'y mahalí't sintahín; ang gayóng gawá'y natutungtong sa magandáng kaasalán, at pinaháhalagahan ng̃ bawa't may mahál na pusò.

Ang babaeng kusang nagpapabayà sa pagpapagandá, ang babaeng iyá'y hindî kinalúlugdan ng̃ kápuwâ babae at pinawáwalang halagá ng̃ mg̃a lalaki.

Sa mg̃a tututol na ang panahó'y nápakamahalaga upáng sayañgin sa mg̃a paghuhusay at pañgañgasiwà sa sandalíng guinhawa ng̃ katawán, ang maisásagot ko'y hindî pagsasayáng ng̃ panahón ang guinagamit sa paglilinis at paghuhusay ng̃ katawán, kailán ma't nañgiñgilag sa malabis na pagmamarikít at sa pagpapaibíg sa hindî niyá asawa. Ang isáng mahál at mainam na anyó'y nakapagpápaluwag ng̃ paghiñgá, ang

matiyagáng pag-aalagà ng̃ mg̃a ng̃ipin ay nakatutulong ng̃ malakí sa pagkatunaw na madalî ng̃ kinakain at sa gayó'y nakalíligtas sa maraming sakít; ang pag-aalagà sa bawa't bahagui ng̃ katawá'y nakapagpápalusog, at ang kalinisa't kagaling̃an sa pagbibihis ay 'isá sa mg̃a pagpapakilala ng̃ kahusayan ng̃ buhay, at ang lahát ng̃ nauukol sa ikagáganda ng̃ katawá'y nagbubung̃a ng̃ pagkagalák sa sarili at ng̃ pagkalugód ng̃ mg̃a táong kanyáng kasamahán.

May mg̃a babae namáng pagkâ na sa sariling tahana'y nagpápatiluglog na't hindî nagaayos; ng̃uni't hindî gayón ang guinágawâ kung siyá'y na sa sa lansang̃an ó pumaparoon sa ibáng bahay, na warì'y hindî karapatdapat siyá't gayón din ang mg̃a kasambaháy sa pagbibigáy ng̃ ukol na pagpipitagang hindî ikinakait sa mg̃a ibáng táo.

Hindî bihirang makakita tayo ng̃ mg̃a babaeng kung na sa daan ó na sa ibáng bahay ganáp ang kagaling̃an ng̃ kahusayan at gayón din ang bihis, at kung na sa sariling bahay ay gusamót ang buhók at halos basahan ang damít, na anó pa't tila hindî siyá; patí ng̃ pagmumukha'y anaki'y nag-íiba, dahil sa kapabayâan.

"Sa sariling bahay ay maaaring lumagáy

kahi't papaano,"—ang kaniláng sabi; bagay na isáng malakíng kahalingán. Ang sariling tahanan, ang templo ng̃ familia'y marapat nating igalang at pakairuguin. May mg̃a babaeng nang̃ag-aakalang isáng katawatawáng gawâ ang maglinis, maghusay, magdamít ng̃ magalíng at ng̃ kalugdán ng̃ asawa. Hindî ko sasabihing dapat magbihis ng̃ mahahalagáng damít sa pakikipanayam sa asawa at sa mg̃a kasambaháy; ng̃uni't marapat magpakalinis, magpakahusay at gamitin ang lahát ng̃ katutubong biyayà ng̃ Lumaláng sa babae.

Huwág mong lilimuting lalong madalíng magpasiyá ang mg̃a matá kay sa pusò, bagay itóng napagháhalatâ ng̃ mg̃a kulang palad na babaeng sa kapabayâan nilá'y kinatátamlayan ng̃ pag-ibig ng̃ asawa't mg̃a kasambaháy. Ang pagsisikap na kalugdán ng̃ asawa'y hindî ang pagsusuot ng̃ mahahalagáng damít at hindî rin pagpapaibíg sa ibáng lalaki. Isáng hindî mahirap gawíng pagpupusód ng̃ buhók na mabagay sa mukhâ; isáng kasuutáng hindî mahalagá, ng̃uni't maigui ang pagkakatabas; isáng kalinisang lubós ng̃ boong katawán, ang lahát ng̃ itó'y pawang makapangyarihang katulong ng̃ babae upáng kalugdá't kaalang-alang̃anan ng̃

lahát ng̃ kasambaháy at pakasintahíng laguì ng̃ asawa.

Kung ang mg̃a aral kong itó sa iyo'y sundín mong kasama ng̃ ibáng mg̃a itinurò ko na at ituturò ko pa sa mg̃a panahóng hináharap, makapaniniwalà kang ikáw at ang maguiguing asawa mo'y magtátamo ng̃ magandáng palad, pakamámahaling ka't pakasísintahin ng̃ iyóng asawa't ng̃ lahát mong kasambaháy, na siyá kong maalab na minímithî.

—Huwág pô kayóng mabahalà, mutyâ kong nanay. Nákikintal sa aking dibdíb ang lahát pô ninyóng turo't pang̃aral, na bung̃a ng̃ inyóng masintahing pag-aarugâ sa akin, at sa tuwî na'y siyáng palatuntunang aking súsundin sa pamumuhay.

—Kung magkágayo'y magkakanglalabis sa aking pusò ang tuwâ kong kákamtan, sa pagká't maguiguing kapurihán ka't dang̃ál ng̃ iyong mg̃a magulang at ng̃ maningníng na apellidong Triciptino.





# XI.

## Aral ng̃ amá sa anák na binatang mag-aasawa.

—¿Anó, Colatino, ang nangyari sa iyo sa pagparoon mo kay Lucrecia.

—Magalíng pô. Nakausap ko si Lucrecia, dahil sa kapahintulután ng̃ kanyáng amá. Tinanggáp niyá ang aking pag-ibig at pinagkayarîan naming magsasabi pô akó sa inyó, at ng̃ kayó't ang nanay makiusap sa kanyáng mg̃a magulang upáng ipahintulot na ipakasál sa akin ang kaniláng anák.

—¿At gayák na bang totoo ikáw sa pag-aasawa?

—Opò, kung pahintulot ninyó at ng̃ nanay.

—Kung gayó'y pakinggán mo: Alinsunod sa kautusán dito sa Roma, ang lalaki'y pang̃inoon at ang esposa'y alipin; datapuwa't hindî tinatalima ang kautusáng iyán sa ating familia, na

ang sinusunod na palatuntuna'y ang pagkakapantay ng̃ lalaki't babae sa dambanà ng̃ *pagsintá.*

Dapat ka ng̃ang maguíng tunay na katoto ng̃ iyong asawa.

¿Anó ang dahil at sumasang-ayon si Lucrecia sa paghiwaláy sa mg̃a magugulang na nagmámamahal ng̃ boong pusò sa kanyá at gumágayak sa pakikipag-isáng katawán sa iyo hanggáng nabubuhay? Waláng salang dahil sa pananalig na siyá'y pakasísintahin mo ng̃ taós sa pusò.

Saguisag ng̃ apellido natin itó: BAKAHIN ANG KATAKSILÁN. Walâ ng̃ totoong kapang̃itpang̃itang gawáng katulad ng̃ pagtataksíl. Dapat pag-usiguing laguì ang lahát ng̃ taksíl, sa pagká't siyáng naglúlugsô sa dang̃ál ng̃ familia at nagpapahamak ng̃ bayan. Buhat sa kánunununuan mo hanggá ng̃ayó'y hindî nababahiran ang ating lipì ng̃ kataksilán. Natang̃ì ang mg̃a magulang mo sa pagbaka sa kataksilán. Ang unang taksíl na lumitáw sa apellido nati'y pag-uusiguin ng̃ waláng awà, kahi't amá, kahi't anák, kahi't kapatíd, kahi't harì, kahi't príncipe.

Kaiing̃at ka ng̃â.

Ang lipì nati'y hindî makapagtátaksil sa

asawa, sa mg̃a magulang, sa mg̃a anák, sa mg̃a kamag-ának, sa kanino mang táo. At lalong hindî makapagtátaksil sa kináguisnang bayan. Kakilakilabot na sumpâ't parusa ang pagdaka'y tátanggapin kung sumalansáng sa ganitóng palatuntunan.

At sakali't may ibáng sa ati'y magtaksíl, katungkulan nating mahigpít ang manghigantí, ang puhunanin ang buhay sa pag-uusig sa maglilo sa atin.

Kaiing̃at ka ng̃â.

Ipinang̃akò mo kay Lucreciang siyá'y sisintahin mo; na ang pagsintá mo'y tapát, dalisay, maalab, hindî magmamaliw hanggáng nabubuhay, ¿hindî bâ?

—Tunay pô.

—Huwág kang magtátaksil, hindî ka makapagtátaksil sa pang̃akò mong iyán; kung magtaksíl ka'y akóng amá mo, na sa pagmamahál sa iyo'y hindî nanghihinayang sa sariling buhay upáng kamtán mo lamang ang guinhawa't karang̃alan, akóng amá mo ang kíkitil ng̃ iyong hining̃á sa lalong muntíng pagtataksíl na iyong gawín sa lalong kaimbiimbihang táo...

—Kinasusuklaman ko pô ang kataksilán.

—Magalíng. Sísintahin mo si Lucrecia ni-

yáng pagsintáng higuít sa pag-ibig sa isáng katoto.

Ang sísintahin mo'y tunay na iyo, ikáw ang may arì.

Samantalang siyá'y tapát na loob sa iyo, samantalang siyá'y hindî nagtátaksil, siyá'y hindî mo alipin, siyá'y kasama mo, kabiyák ng̃ iyong pusò.

Kung pagliluhan ka niyá, kung siyá'y magtaksíl sa iyo, sa paano mang paraan, mawáwalâ ang pagkâ siyá'y kabiyák ng̃ iyong pusò, hindî na karapatdapat na siyá'y maguíng kasama mo; maguiguing pang̃inoon ka niyá't siyá'y busabos mo; pagdaka'y gagamitin mo ang parusang kaloob ng̃ *ley* ng̃ Roma; pápatayin mo siyá; huwág kang magpapatawad kahi't sumamò, kahi't manikluhód, kahi't humalík sa iyong mg̃a talampakan sa pagsamò, sa panghihimanhík na siyá'y kahabagán mo, na siyá'y iyong patawarin. Boong katamisan sa mápagtapat; boong kabang̃isán sa taksíl.

¡Magpakaing̃at ka!

Datapuwa't hindî; hindî magtátaksil si Lucrecia sa iyo; mahál at dalisay ang kanyáng káluluwa. Siyá na muna ang pápatay sa kanyáng katawán bago ka pagliluhan; bukód sa

talós ang saguisag ng̃ ating familia'y talagáng katutubò niyá ang kalinisan ng̃ budhí't ang pagbibigáy dang̃ál sa kapurihán.

Anák ko, mutyâ kong anák: ang pagsintá'y ang pagsisikap na laguing paligayahin ang sinísinta.

Ang sumísinta'y linilimot ang sarili at waláng minímithî kung dî ang makapaglingkód sa sinísinta.

Ang sumísinta'y nagpapakasipag at ng̃ mabigyáng kaguinhawahan ang sinísinta.

Ang sumísinta'y guisíng na laguì ang pag-iisip at sa tuwî na'y nagpápagal, tagláy ang siglá't boong katapang̃an ng̃ loob upáng mailayô sa sinísinta ang lahát ng̃ kasam-an, sakunâ at pang̃anib.

Ang sumísinta'y hindî umáaksaya ng̃ anó mang paraan upáng mabigyáng kaaliwán ang sinísinta sa mg̃a hirap at kapighatîang talagáng kakambál ng̃ buhay.

Ang sumísinta'y mabaít, maawâin, mapagbigáy-loob at tinitiis, ipinagpapaumanhin ang lahát ng̃ mg̃a kakulang̃án ng̃ sinísinta, mg̃a kakulang̃áng dapat mong ipaunawà sa pamamag-itan ng̃ lalong matitimyás na pananalitâ at iturò mo ng̃ ganáp na pag-irog ang marapat asalin.

Ang sumísinta'y nagsusumikap na akayin ng̃ maliyag na katiyagâan sa landás ng̃ kagalingan ang sinísinta, ipinang̃ing̃ilag na huwág mábalakid sa paglakad at guinagamit ang boong katalinuha't sipag at ng̃ matuto, gumalíng, gumandá, dumilág ang babaeng kabiyák ng̃ kanyáng katawá't káluluwa.

Ilâan mo ng̃â kay Lucrecia ang pang̃ulong luklukan sa iyong pusò; pang̃ilagan mong gamitin sa kanyá ang mg̃a masasakláp na pananalitâ, ang kasung̃itán, ang anyóng pagkapang̃inoon, ang mg̃a kilos na makapagpípighati't makasusugat sa maselang niyáng pusò; huwág mong itulot kailán mang mag-alinlang̃an siyá sa iyong maning̃as na pag-irog.

Huwág kang magsasawà sa pagpapakilala kay Lucrecia, na ikáw ang tunay at tapát niyáng katoto ng̃ayóng na sa pamumukadkád ng̃ kanyáng kabatâan, at gayón din kung dumatíng ang pagkakauban at pagkamasasaktín dahil sa katandâan.

Ang buhay ay isáng paglalakbáy na nakapapagod, mapangláw at totoong nakapanglúlupaypay; kayâ ng̃a't ng̃ huwág magahís ng̃ kainipán, mabigyáng lunas ang pagál at mailagan ang mg̃a pang̃anib sa ganyáng paglalakbáy,

nagsasama't nagdádamayan ang isáng lalaki't isáng babae.

Hindî ipinangangan̄yayà ng̃ mabaít na esposo ang mg̃a pag-asa ng̃ kanyáng esposa. Ang esposo ang siyáng laguing kaakbáy niyáng mahina't maramdaming esposang dapat alalayan tuwî na sa kanyáng pananampàlataya, sa kanyáng kabanalan, sa kanyáng dang̃ál.

Ang esposo ang masayáng kasama ng̃ esposa upáng itó'y bigyán niyá ng̃ galák, kapayapâan at kaaliwan; isáng kasamang hindî humihiwalay kailán man, karamaydamay sa mapapangláw na mg̃a gabí ng̃ kapighatîan at kinakabahagui sa maniningníng na mg̃a araw ng̃ ligaya. Magpapakawili ka sa laguing pakikipanayám kay Lucrecia, yamang siyá'y lumálayô sa mundo upáng ikáw na lamang ang kaulayawin. Kung palaguì mo siyáng iiwan sa pag-iisá'y mamámanglaw, magpípighatî, mawawang̃is sa báo.

Ikáw ang tang̃ing maguiguing tagatangkilik kay Lucrecia.

Siyá'y matatakutín, waláng danas, kayâ kinakailang̃ang siyá'y tangkilikin; mahinà ang katawán, marupók ang loob, kayâ kinakailang̃ang siyá'y alalayan. Siyá'y nang̃ang̃apit sa iyó, at umaasa siyáng kung na sa sa tabí mo'y walâ

siyáng dapat katakutan. Sa iyo ngâ nauukol ang pagtatangkilik kay Lucrecia laban sa kahinâan ng̃ kanyáng loob, na hindî niyá mapaglabanan, at katungkulan mo rin ang siyá'y tulung̃an upáng magahís niyá ang takot. Ang kapanatagá't lakás ng̃ loob mo'y siyáng makagágamot sa pagkamapanimdimin ng̃ babae, at ang pagkasalawahan ng̃ esposa'y naaalis ng̃ esposong tunay na sumísinta't magalíng magbigáy ulirán.

Ikáw ang mag-iing̃at ng̃ ningníng ng̃ kapurihán ni Lucrecia, ng̃ kawang̃is din ó higuít pa sa pag-iing̃at mo sa iyong sariling puri.

Ang katalinuhan mo't ang kasipagan ng̃ iyong mg̃a bisig ang siyáng mang̃ang̃asiwa't ng̃ kailán ma'y huwág mailáng ang iyong asawa't ang iyong mg̃a anák; katungkulan mong mahigpít ang silá'y ipang̃ilag sa mg̃a karamdaman ng̃ katawán at ibá pang mg̃a sakunâ.

Inuulit ko sa iyo: ikáw ang maestro ng̃ iyong asawa.

Ang karaniwan ay maraming lubhâ ang hindî nalalaman ng̃ mg̃a nag-aasawang babae, dahil sa kaniláng kabatâan at dahil namán, kung minsán, sa hindî nilá pagkapag-aral. Ikáw ang may katungkulang magturò kay Lucrecia ng̃ mg̃a hindî niyá natátalos. Kung walâ siyáng

danas sa pamumuhay ay ikáw ang magpapaaninaw ng̃ mg̃a danas mo. Ipakilala mo sa kanyá,—sa isáng paraang kaguiliwguiliw na huwág ipagdamdám,—ang kanyáng mg̃a kakulang̃án.

Ganáp ang tiwalà kong sà pamamag-itan ng̃ iyong pagbibigáy-ulirán, matiyagang pagtuturò, matalinong pamamatnubay, pagpapabasa ng̃ magagalíng na mg̃a kasulatan, pahám na pakikipagsalitâan, matitimyás na mg̃a hatol at kaayaayang pakikisama'y kung *talà* sa Roma ang pamagát ng̃ayón kay Lucrecia, dahil sa kahimáhimalâ niyáng kagandahan, tatawaguin siyáng *araw* sa dunong sa pamamahalà ng̃ bahay, *ángel* ng̃ pagsintá sa kanyáng asawa, *bukál* ng̃ galák ng̃ mg̃a kasambaháy, at *paraluman* ng̃ bayang kinakitâan ng̃ unang liwanag.

Ng̃ayóng maitadhanà ko na sa iyo ang guhit na iyong súsundin sa pagbabagong buhay, ang iyong iná't akó'y magsásadyâ sa bahay ni Lucrecia, at ng̃ huming̃íng pahintulot sa kanyáng mg̃a magulang, na kayó'y mag-isáng katawán at itaning ang araw na marapatin nilá sa pagkakasál.

Kahimanawari'y mamarati kay Lucrecia't sa iyo ang tangkilik ng̃ Lang̃it.



## XII.

## Pagbibigkís sa dalawáng pusò hanggáng nabubuhay.

Dumatíng ang taning na araw.

Labíng walóng taón ang gulang ni Lucrecia, at siyá ang magandá sa lahát ng̃ mg̃a babae sa Roma.

Bagong kagáganap ni Colatino ng̃ dalawampó't limáng taón, at tagláy niyá ang boong kagandahang lalaki.

Gayák na gayák ang bahay ni Triciptino.

Nagsidaló roon ang lubháng maraming matataas na kaguinoohan, gayón din ang mg̃a saksíng nang̃agsifirma sa pinagkayarîan sa pagtanggáp ng̃ matrimonio. Ang isá sa mg̃a pinagkayarîang itó'y "NAPAKÁKASAL SILÁ'T NG̃ MAGKAROON NG̃ MG̃A ANÁK". Ang ganitóng mg̃a salitá'y kinakailang̃ang ilagáy sa pagkakayarì ng̃ pagkakasál sa mg̃a tagá Roma, pagtanggáp ng̃ pamagát na "justæ nuptiæ" ó

banál na pag-aasawa. Ang ganitó lamang pag-aasawa ang nakapagbíbigay katuwiran sa mg̃a babae, ng̃ panahóng iyón, ng̃ magandáng pangalang INÁ NG̃ SAMBAHAYÁN; MATER FAMILIAS.

Inihandóg ni Colatino kay Lucrecia ang isáng sinsíng na bakal, na waláng anó mang pamuti ó anó mang batóng maningníng, saguisag ng̃ tunay at waláng katapusáng pagmamahalan ng̃ mag-asawa, na kanyáng isinuot sa daliring palasingsing̃an ng̃ kaliwáng kamáy ng̃ dalaga, daliring dî umanó'y siyáng nauukol na tulóy tulóy sa pusò.

Ng̃ magawâ ang lahát ng̃ itó'y tumakas sa bibíg ng̃ lahát ng̃ mg̃a panauhín ang malakás na sigáw na:

"MAGANDÁNG PALAD AT LIGAYA SA DALAWÁNG BAGONG KASÁL".

At sino ma'y waláng nag-alinlang̃ang kákamtan ng̃â ng̃ mag-asawang iyón ang ligaya't magandáng palad na sa kanilá'y hang̃ád ng̃ lahát.

Guinanáp sa templo ang paghahayin ng̃ mg̃a alay.

Paglubóg ng̃ araw ay linagyán ang dalagang bagong kasál ng̃ talukbóng na manipís,

pinutuñgan ñg coronang bulaklák, ibinigáy sa kanyáng asawa at sakâ inihatíd silá sa tátahanang bahay, na naguíguitnâ sa mñga panauhíng nagdalawáng hanáy na may mñga tañgang sigsíg na nagniniñgas.

Nakipanayám silá, pagkatapos, sa isáng piguíng, na hindî inalís ang talukbóng ñg bagong kasál na si Lucrecia.

At sakâ pumasok ang dalawáng bagong kasál sa silíd ñg bahay, na kinalalaanan ñg hihigán ñg mag-asawa, na tinatawag ni Propercio na "adversum lectum", sa pagká't inilálagay sa tapát na tapát ñg pintô; ñguni't ang karaniwa'y pinamámagatan ñg "genialis", sa pagká't naaalay sa *Genio*, sa dios bagá ñg katutubong linikhâ na siyáng nañguñgulo sa mñga pañgañganák.

Inawit ang "epitalamio", awit ñg *himeneo* ó pagkakasál.

At itó ang kawakasan ñg kaugalîang guinágawâ sa pagbibigkís ñg dalawáng pusò hanggáng nabubuhay.

Nagkakáisa na ang dalawáng katawán.

Ang lalaki'y sa babae at ang babae'y sa lalaki.

May kalayâan na siláng makapagsabi sa

haráp ng̃ daigdíg ng̃: *¡Sinísinta katá!* na pinakamithimithî.

At ang lalò pang mahalagá'y may kalayâan ng̃ patotohanan ng̃ isá't isá ang kanilang maalab at tunay na pagsisintahan.





# XIII.

## ¡Nañgág-íisa ulî!

Natapos na ang kaguluha't alingawngáw ng pagdiriwang sa mga ikinasál.

May dalawáng oras na ang nakararaan buhat ng magpaalam ang mga bagong kasál at ng umalís ang káhulihulihang panauhín.

Pinatáy na ang lahát halos ng mga ilaw, at sa kabahayáng may malamlám na liwanag ay naroroon ang amá't iná ni Lucreciang magkasiping sa pagkáupô. Kápuwâ hindî silá umíimik. Tahimik na tahimik sa boong bahay, pagkatapos ng maingay na kasayahan. Nakahilig sa balikat ng kanyáng asawa ang ulo ng matandáng babae, at tangan namán ng matandáng lalaki ang mga kamáy ng kanyáng esposa.

—¡Nag-íisa ulî katá!—ang sabi ni Priscila, na iná ni Lucrecia, na nangínginig ang tinig;—linisan katá ng bunsô natang anák na babae.

—¡Tunay, nag-íisa ulî katá!—ang inulit ni

Espurio Lucrecio Triciptino.—Ang kalagayan nata ñgayó'y katulad ñg araw na katá'y masok sa bahay na itó't ñg siyáng maguíng pugad ñg atang pagsisintahan. Ipagpalagáy natang nagpápasimulâ ulî tayo sa pagbabalangkás ñg isáng bagong buhay.

—Na ang kaibhán lamang,—ang itinutol ni Priscilang ñgumíñgitî, bagá man nanglálaglag ang saganang mña luhà,—na ñgayó'y hindî na batang *novia* ang niyayakap mo, kung dî isáng matandáng babae.

—¡Isáng matandáng babae! Sa ganáng akin ay walâ kang katandâan at walâ kang kabatâan. Hindî ka nagbabago sa aking mña matá; ikáw rin ang dati.

—¿At ang mapuputî kong mña buhok? ¿At ang mña kulubót ñg aking mukhâ?

—Sa ganáng aki'y ang mña iyán ang siyá mong lalong maiinam na pamuti. ¿Hindî bâ nagsásaysay sa atin ang putî mong mña buhók at ang mña kulubót ñg iyong mukhâ, ñg mña pinagdaanan nata sa matrimonio, mña pinagdaanang hindî ko ibig na máwaglit sa alaala kahi't bábahagyâ man?—ang wikà ni Espurio.

—Hindî mo na mangyayaring sintahín akó ñgayóng gaya ñg una,—aní Priscila.

—Tunay, sumasakatuwiran ka, hindî katá sinísintang gaya nḡ una, hindî; sa pagká't nḡayó'y makalilibo ang higuít nḡ pagsintá ko sa iyo, kung isusumag natin sa panahóng batà pa ikáw at bago katáng kasál. ¿Anó ang pagkakilala ko sa iyo niyón? Niyó'y walâ akóng ibáng nalalaman kung dî ikáw ay dalagang sariwà, magandá, pinakamámahal nḡ iyong amá't iná, maningning na araw sa iyong bahay...

—At katá'y pinakasísinta.

—Natátalastas ko rin ang bagay na iyán, at iyán nḡâ ang siyáng lalong nakapagpápalaki nḡ aking loob; nḡuni't ang katotohanan ay hindî ko tunay na napagkikilala ikáw. ¿Mangyayari bang mahulâan kong ikáw ay maguiguing isáng esposang alinsunod sa minímithî nḡ aking pusò? ¿Paano ang pagganting palà ko sa iyo sa mḡa guinawâ mong kagalinḡan sa akin?

—Nagkakaroon ang bawa't esposo nḡ esposang sa kanyá'y nararapat.

—¡Ah! Hindî laguing nagkákagayon, hindî laguì. Alalahanin mo ang kapanḡitan nḡ aking asal nḡ bagong kakákasal akó sa iyó; nḡ panahóng iyó'y walâ akóng pinagsisikapan kung dî ang aking sariling kagalinḡan; akó'y alisagâ, masunḡít, hilig sa mḡa masasamang kaugalîan...

Pinagtiisán mo akó, nagtiyagâ ka nḡ pagbibigáy sa akin nḡ magandáng ulirán, hinikayat mo akó sa landás nḡ kagalinḡan sa pamamag-itan nḡ matalino‘t matamís na paghimok.

—Nangyari ang gayó‘t talagáng katutubò mo ang kamahalan nḡ budhî. Magaang na napahikayat ikáw sa kagalinḡan. ¿At hindî ba pinagtiisán mo rin namán ang aking mḡa kakulanḡán? ¿Hindî pinagwaláng bahalâan mo ang marami kong mḡa pagkakámalî.

—Gunitaín mo kung gaano ang iyong pagsisipag nḡ boong pag-irog, nḡ ganáp na katamisan at nḡ lubós na katalinuhan upáng malikhâ mo ang kagandahan nḡ atang tahanan! ¡Pagkagalinggaling mong mag-ayos nḡ kauntî kong nakikita sa paghahanap-buhay upáng makapag-impók nḡ untiuntî, at may lumalabis pang ating nagagamit sa pagkakaawang gawâ! Gaanong kasipagan ang guinagamit mo sa mainam na pamamahalà sa bahay, at binibihag mo ang pusò nḡ bawa‘t mákapanayam mo sa katamisan nḡ iyong ugalì! Pagkaramiraming maliligayang oras ang aking kinamtán dahil sa iyo! ¿At nḡ magkaroon tayo nḡ mḡa anák?... ¡Gaanong pagtitiyaga‘t pagkakahirap ang guinugol mo sa pagpapasuso‘t pag-aalagà! ¡Gaano karaming gabí

ang hindî mo itinulog sa pagbabantáy mo sa ating mg̃a sanggól kung silá'y nagkákasakit!

—Katulong katá sa pagpupuyát.

—At pagkâ nahihiwatigan mong may lumilihis sa daang matuwíd ng̃ magandáng asal, ¡pagkábutibuti mong humanap ng̃ paraa't ng̃ magbalík-loob! Kung ang mg̃a anák natang lalaki'y hindî nang̃apahamak sa lusak ng̃ sawíng mg̃a gawâ, kung silá'y lumabás na mababaít at mápagmahal sa sariling dang̃ál, ¿sino ang dapat niláng kilalanan ng̃ utang na loob kung dî sa iyo na ng̃â lamang?

—Salamat sa pagbibigáy mo ng̃ magandáng halimbawà.

—¿At ang ating anák na babae? ¿ang ating bunsóng si Lucrecia? Kung sakali't mabigyáng ligaya niyá si Colatinong ating pinagbigyán ng̃ayón sa kanyá, ¿kanino siyá nag-aral kung dî sa iyo? ¡Pagkálakilaking kapalaran ang tinamó nata sa atang mg̃a anák, salamat sa katiyagâan mo't katalinuhan sa pagtuturò ng̃ kagaling̃an!

—Tunay ng̃â; ¡ng̃uni't waláng nátira sa atin kahi't iisa!

—Hindî nang̃awáwalâ sa atin. Naglílingkod silá sa kinamulatang lupà sa kaniláng pagká

militar, sa pagká abogado, sa pagká médico. Dinadalaw tayong madalás na kasama ang kaníkanilang asawa't mğa anák, na pawang naghá-handog sa atang dalawá nğ malakíng katuwâan. Tingnán natin kung gaano ang itátagal nğ ating si Lucrecia sa pagbibigáy sa atang dalawá nğ isáng ángel, nğ isáng magandáng apó.

—Tumataguilid na ang landás nğ ating buhay sa dakong kalunuran.

—¿At anó? ¿Hindî ba totoong kaligaligayang pagkatapos na makapagkahirap nğ dî anó lamang sa pag-akyát sa taluktók nğ bundók, sa guitnâ nğ nakapapasong kainitan nğ araw, ay manaog sa dakong hápong malamíg na ang simoy at tagláy ang kapanatagan nğ loob at ligaya nğ púsong nakatupád nğ lubós sa mğa tungkulin?... ¿Hindî mo ba nágugunitâ? ¡Lakíng galák ang atang tinátamo, nğ bago pa katáng kasál, kung pagkakatapos nğ mğa gawàin mo't mğa gawàin ko sa boong maghapo'y lumálabas katá sa bayan, pagtatakip-silim, at naglílibot katá sa kabukiran!

—¡Nauukit sa aking alaala ang lahát nğ iyán! Datapuwa't ¡ay! sápilitang ang isá sa ati'y máuuna sa pagyáo sa isá, at ang manğunğulila'y lalakad na mag-isá sa buhay na itó.

—Hindî mangyayari iyán. Mangyayaring magpáuna ang isá sa atin sa pagyáo, ñguni't ang mátitira'y hindî ñgâ mag-íisa; ang pagsintáng ganáp ñg unang áalis ang siyáng áalakbay na laguì sa máhuhuli hanggáng sa sandalíng sumunód sa nagpaunang yumáo. Ikáw at akó'y hindî mapapapaghiwalay ñg kamatayan.

Kápuwâ hindî umimík at nañgagdilidili. Ñg makaraan ang iláng sandalî'y nagsalitâ si Priscila.

—Ang lalong ganáp na kaligayahán sa daigdíg ay ang isáng matrimoniong pinapag-isá magpakailán man ñg tunay at dalisay na pagsintá.

At sa hañgád na maisaysáy sa kanyáng asawang sang-ayon siyá sa gayóng kaisipán, niyakap ñg mapalad na si Espurio ang pinakamámahal niyáng si Priscila.





## XIV.

## Ang unang pag-iisá ng̃ dalawá.

Nag-íisa na ang mag-asawa sa silíd, na napapamutihan ng̃ mg̃a larawan ng̃ mg̃a nunò at magugulang ni Colatino.

Ang silíd na iyón ang buhat sa gabíng iyó'y tátahanan ni Lucrecia.

Dahandahang inalisán ni Colatino ng̃ talukbóng ang kanyáng sinísinta, at pagkatapos na mapanood niyá ng̃ boong lugód at katuwâan ang kagandahang kahimáhimalâ nitó'y nagsalitâ:

—¡Oh! ¡Pagkálakilakí ng̃ aking kapalaran!

At sa pagká't ibinabâ ni Lucrecia ang kanyáng mg̃a matá, palibhasa'y hindî niyá matagalán ang marubdób na titig ng̃ kanyáng asawa'y nagwikà itó:

—¿At ikáw?—ang sabing nang̃íng̃inig ang tinig,—¿at ikáw Lucrecia, hindî ka bâ nagtátamong ligaya?

Ang naguíng pinakasagót ay tumungháy si Lucrecia at inihandóg sa kanyáng irog ang kanyáng mg̃a labing kulay rosa...

¡Yaón ang kanyáng unang halík!

¡Pagkásarapsaráp at pinakálasaplasáp ang mataós na timyás ng̃ halík na iyón!

Naghari ang sandalíng katahimikan, at sa sandalíng itó'y pinagyaman ng̃ boong ing̃at ni Colatinong pugayin sa noo ni Lucrecia ang corona ng̃ mg̃a *mirto* at mg̃a bulaklák na putíng sa loob. ng̃ maghapo'y nakaputong sa kanyá.

Nápapatungkol kay Venus ang mg̃a bulaklák na putí't ang mg̃a *mirto*.

¡Mg̃a sariwà pa! ¡Tingnan mo!—aní Colatino, at sakâ ipinakita sa kanyáng esposa ang mg̃a bulaklák.

At nagpatuloy ng̃ pananalitâ si Colatino, pagkatapos na mulíng makapaghalikan ng̃ kátamistamisan:

—¡Ng̃uni't madalíng nauunawà kung bakit hanggá ng̃ayó'y sariwà pa silá! ¡Paanong pagkalantá ng̃ mg̃a bulaklák sa ganyáng nadadaiti sa isáng vírgeng kágandagandahan!

At samantalang sinasabi ang gayó'y inaakay ng̃ matimyás na kalambing̃án ang kanyáng asawa sa hihigán...

Datapuwa't... nahiguingan niyá ang isáng marahang buntóng hiningá, halos ay hibík, na nagpumiglás sa mga labì ni Lucrecia.

—¿Anó ang nangyayari sa iyo?—ang tanóng ni Colatino.

Tumungó si Lucrecia at nagkulay sagà ang kanyáng mga pisngí.

—¡Hindî akó makapangahás na magsabi sa iyo!

—¿At bakit hindî ka makapangahás?

—¡Hindî!

—¡Oh! ¿Anó bâ iyón?

—Datapuwa't...

—¡Magsalitâ ka! ¡Isinasamò ko sa iyo!

—¿Huwág mo akóng pagtátawanan?

—¿Pagtátawanan katá? ¿At mangyayari bâ itó?

—¡Marahil!

—¡Halá! ¡Magsalitâ ikáw!

—Kung gayó'y...

At sa isáng hudyát ng kanyáng kágandagandahang ulo'y itinurò ang mga larawang nakasabit sa mga pader ng silíd.

Maluwat ding natigagal si Colatino't kanyáng pinag-iisip-isip kung anó kayâ ang kahulugán ng gayóng sa kanyá'y inihudyát.

At dî kaguinsaguinsa'y bigláng sinabi:

—¡Ah! ¡Nalalaman ko na! ¿Nakapagbíbigay takot bâ sa iyo ang mg̃a larawang iyán?

—¡Oo!—ang ibinulóng ni Lucrecia ng̃ marahan.—Tila mandín tayo'y pinanonood at...

—¡Sintá kong Lucrecia! ¿At hindî mo bâ ibig na kaniláng makitang sumasa mg̃a bisig ko ikáw?

Ng̃umíng̃itî si Colatino.

At sinagót agád siyá ni Lucrecia, na nagpakitang lumbáy ng̃ kaayaaya:

—¿Nakita mo na? ¡Ng̃ayón pa'y linílibak mo na akó!

—Katá'y linílibak! ¡Oh, hindî! ¿At bakit katá lílibakin? Ang pag-iing̃at na may makámasid sa paglasáp ng̃ timyás ng̃ pagsintá, kahi't mapakalabis, kahi't maguíng guniguní lamang, kailán ma'y hindî marapat libakín! ¡Hintáy! ¡hintáy!

At sa udyók ng̃ nag-aalab na kanyáng pagmimithî, kalakíp ang hang̃ád na makapagbigáy loob sa kanyáng asawa, dinalidalì ni Colatinong tinakpán ng̃ mg̃a tabing ang mg̃a larawan ng̃ kanyáng magugulang at mg̃a nunò.

Tunay ng̃â't mg̃a larawang karapatdapat igalang; datapuwa't lubháng nakaliligalig sa mg̃a

tanĝing sandalî, at lalong lalò na pagkâ makaháhadlang sa ninĝas nĝ *pagsintá.*

Walâ na nĝang sukat panĝilagan si Lucrecia na bakâ siyá'y *mapanqod...*

Kusà na nĝang napaakay sa kanyáng asawa sa hihigáng kahoy na dorado, na nalalatagan nĝ mahahalagáng damít na habi sa Persia.

At napuspós ang silíd na iyóng naliliwanagan nĝ kulimlím na sinag nĝ isáng ilawáng tansô, na nakabitin sa bubunĝán, nĝ kátamistamisang alinĝawnĝáw...

¡Alinĝawnĝáw nĝ pagsintá at nĝ pagtatamasa nĝ kásarapsarapang layaw at lugód!





## XV.

**Ang sumunód na araw sa pagkakasál ni Colatino't ni Lucrecia.—Ang kaugalîan nḡ mḡa tagá Europa't nḡ mḡa tagá Filipinas.—Mḡa aral pa nḡ mḡa magulang tungkól sa pagsasama nḡ mag-asawa.—Ang pagpapakilala sa mḡa lingkód sa kaniláng bagong panḡinoong babae.—Ang pagtuturò kay Lucrecia nḡ kanyáng bagong tahanan.**

---

Kátamistamisan ang kinabukasan at ibá pang mḡa sumunód na araw sa pagkakakasál sa dalawáng pinag-isá nḡ ganáp na pagsintá.

Ang mḡa araw na iyó'y malayongmalayò ang anyô sa mḡa ibáng araw.

Walâ sa lupà ang pag-iisip ni Lucrecia.

Ang káluluwa niyá'y sumasalanḡit nḡ kaligayahán.

Kinakalong ang kanyáng kataohan nḡ isáng kalagayang kailán ma'y hindî niyá napaghakà.

Kalagayang sa warì niyá'y nabubuhay ang

kanyáng káluluwa sa isáng panaguinip, sa isáng pananaguinip na lumiliguid sa kanyá nḡ waláng kahulilip na kaguinhawahan.

Napagkikilala niyáng siyá'y pinakasísinta, pinakamámahal, nanḡagsusumakit ang lahát sa pag-iinḡat at nḡ siyá'y mapaligaya; kinalúlugdan siyá nḡ boong kasambaháy; waláng hindî náhahandâ upáng tangkilikin siyá sa lahát nḡ panḡanib.

Sa kanyáng akala'y waláng anó mang naguiguing kakulanḡán sa kanyá sa mḡa sandalíng iyón, at walâ namáng naguiguing kakulanḡán sa kanyá sa háharaping panahón.

Nḡiníngitîan siyá nḡ lahát, pinagpapakitâan siyá nḡ lalong magandáng loob, at nanḡagúunahan nḡ paglilingkód sa kanyá.

Sa ganáng kanyá'y ang kanyáng asawa ang siyáng lalong mabaít at lalong makapangyarihan sa lahát nḡ táo.

Nararamdaman niyá sa kanyáng paliguid ang isáng ganáp na pagbabago; tahimik at payapang panahóng lubós ang kapanatagán at ang kagalakan; lalong bugháw kay sa dati ang lanḡit, lalong magagandá't mababanḡó ang mḡa bulaklák, lalong kaayaaya ang simoy nḡ hanḡin.

—

Tinatawag ng̃ mg̃a tagá Europang *luna de miel*, buwán ng̃ pulót, buwán ng̃ katamisan, buwán ng̃ kaligayahan ang mg̃a unang buwáng sumúsunod sa pagkakasál.

Gayón din ang tawag ng̃ mg̃a tagá América, palibhasa'y ang naghaharing mg̃a kaugalîan doo'y ang mg̃a kaugalîan sa Europa.

At kaugalîang laganap sa mg̃a tagá América't tagá Europa, na pagkatapos ng̃ pagkakasál ay pagdaka'y maglakbáy-bayan ang lalaki't babaeng ikinasál, kailán ma't may káya, at halos kahi't waláng káya.

Dito man sa atin sa Filipinas ay may iláng nakikigaya sa gayóng ugalì.

Napagkikilala ng̃ lahát na ang gayóng mg̃a paglalakbáy ng̃ mg̃a bagong ikinasál ay walâ kung dî isáng kaugalîang atang ng̃ malíng pagpaparang̃alan, ng̃ dî wastóng pagpapakitang-táo, ng̃ lihís na hang̃ád na masabing may nagugugol sa pagpapaguinhawá; pinasisiyahan ng̃ lahát na ang kaugalîang itó'y kahaling̃án, karapatdapat na libakín, pagwawaldás ng̃ salapî sa waláng kabuluhán, nagbíbigay pagál sa gumagawâ..., datapuwa't gayón man, bagá man ipinalálagay na masamá't kahaling̃án, sinúsunod ang ugaling iyán ng̃ mg̃a tagá Europa't tagá América, pa-

libhasa'y áayaw silang masasabi nino mang silá'y sahól, kulang sa salapî.

Ang katotohana'y ang kaugalîang iyáng lubháng laganap, na pumanaw at maglakbay sa mg̃a ibáng bayan, sa mg̃a ibáng lupaín, pagkatapos na págkatapos na maikasál ay hindî ng̃â siyáng lalong karapatdapat na gawíng pagsasanay sa isáng kalagayang dakilà na bagong nagpapasimulang danasin ng̃ lalaki't ng̃ babae.

Ang pagtakas na iyá't paglayô sa mg̃a magulang at ibá pang mg̃a kasambaháy, na inilálayô ang babae, buhat sa mg̃a unang araw, sa mg̃a nagmámahal sa kanyá, na anó pa't warì'y pinag-aagaw sa lahát ng̃ mg̃a makapagmamálasakit sa esposa, ang lahát ng̃ iyá'y hindî siyáng nauukol na pagpapasimulâ sa pamumuhay na gágawin ng̃ mg̃a bagong pinapag-isá ng̃ matrimonio.

Guinágawâ raw nilá ang gayón, ang sabi ng̃ mg̃a europeo't ng̃ mg̃a americano, at ng̃ huwág magdaláng hiyâ ang babae sa mg̃a kasambaháy at sa mg̃a kakilala, sa pagká't kung na sa ibáng baya'y pawang mg̃a hindî kakilala ang sa kanyá'y makakakita't mákakapanayam; ng̃uni't ang gayóng pang̃ang̃atuwira'y isáng pagpagpapawaláng halagá sa kagalanggalang na dang̃ál ng̃ pagká esposa.

Hindî gayón ang kaisipán ng̃ tunay na mg̃a tagá Filipinas. Sa pagtatamasa ng̃ ligaya'y hindî kinukurò ng̃ mg̃a tagá ritong kinakailang̃ang maglakbáy sa ibáng lupaín. Tunay at nagdádalang hiyâ ang babae sa mg̃a unang araw na sumúsunod sa pagkakasál, iyáng kahihiyang tiniis din ng̃ kaniláng nunong babae't ng̃ kaniláng iná, ng̃uni't ang guinágawang kalasag sa gayóng kahihiya'y ang lubós na pagkaalam sa kadakilâan ng̃ matrimonio, ang ganáp na kalinisan niyáng bagong kalagayang kaniláng tinanggáp sa paanán ng̃ dambanà.

At ipinalálagay ng̃ mg̃a filipinong lalong kágandagandahan, lalong kátamistamisan, lalong kábanalbanalan, lalong saganà sa kaligaligayang sanláng habiling kung makaraan ang mahabang panahó'y mulíng mababasa sa isip, kung manatili't huwág humiwalay, sa mg̃a unang araw ng̃ pagsasama ng̃ mag-asawa, sa tabí ng̃ mg̃a magulang na pinakaiirog, diyán sa bahay na kaniláng tátahanang kaalakbáy ang kapayapâan, ang pagsisikap sa paghahanap-buhay, ang pagkakásundô, ang pagsisintahan, ang pagtitiis ng̃ mg̃a hirap at ang pagtatamó ng̃ dalisay na galák.

Sa ganáng sumulat nitó'y ang sariling bahay ang siyáng karapatdapat maguíng templo ng̃ pag-

sisintahan nĝ mag-asawa, sa sariling bahay dapat pagpasimulâan ang pamumuhay nĝ dalawáng púsong nagsumpâang manĝagdádamayan sa dusa‘t katuwâan; ang bahay nĝ mag-asawa‘y siyáng bukál nĝ lahát nĝ kagalinĝan nĝ bayan, palibhasa‘y diyán sumísibol at lumalagô ang lahát nĝ mĝa malalakí‘t bayaning mĝa gawâ.

Bawa‘t bahay nĝ mag-asawa‘y siyáng larawan nĝ mĝa pamahalâan, nĝ kapisanan, nĝ kaboòan nĝ mĝa mámamayan.

¡Mapalad ang mag-asawang waláng iniinĝatang lihim!

¡Mapalad ang mag-asawang nailálantad ang noo sa boong daigdíg, palibhasa‘y waláng sukat ikahiyâ sa kanino man!

At ang mĝa naglálakbay karakarakang makapakasál, ¿hindî bagá nagtátamong hiyâ kung silá‘y bumalík na? ¿Bakit ikahíhiyang mapañood nĝ ibá ang kanilang kaligayaháng wagás at sang-ayon sa hindî napipintasang kaugalîan mulâ pa nĝ lalanĝín ang sangtinakpán?

---

Dinalaw si Colatino‘t si Lucrecia, kinabukasan, nĝ kaníkanilang mĝa magulang.

Nagkatagpotagpô nĝâ ang amá‘t iná ni Colatino‘t ang amá‘t iná ni Lucrecia sa bahay nĝ kaniláng mĝa anák:

Nañgagbatîan ng̃ boong pagguiliw.
Lumiligaya siláng lahát.

—Na sa bahay mo na ikáw,—ang sabi kay Lucrecia ng̃ iná ni Colatino.

—Siyá ng̃â, Lucrecia,—ang idinugtóng ni Colatino,—ang bahay na itó'y tunay na atin, galing ang mg̃a guinugol sa pag-aadhikâ nitó sa iyóng amá't iná at sa aking amá't iná namán. Alay itó sa atin ng̃ mg̃a pinagkakautang̃an natin ng̃ buhay at guinhawa. Dito tayo tátahan, ¿hindî bâ? Alíng tahanan ang makapagbíbigay sa atin ng̃ boong katuwâang gaya na ng̃â nitóng handóg ng̃ ating mg̃a magulang?

—Minámahal ko na ang tahanang itó. Bukód sa roo'y kung saán at kung alín ang iyong magaling̃ín ay minámagaling ko rin.

Ang kabahayáng tulugán ng̃ mag-asawa'y hindî ng̃â katulad ng̃ mg̃a waláng kahulugáng mg̃a *cuarto* sa mg̃a *hotel*, na siyáng tinutuluyan ng̃ayón ng̃ mg̃a bagong kasál na europeo ó americano, sa kaniláng paglalakbáy-bayang kaniláng inuugalì, pagkatapos ng̃ pagkakasál sa kanilá; ang tahanan ni Colatino't ni Lucrecia'y kárikitdikitan, kapilas ng̃ isáng sulok ng̃ lang̃it. Napapamutihan ng̃ sarisaring bagay na maiinam at mahahalagá; isáng tahanang pinagyamang

ihandâ kay Lucrecia ng̃ kanyáng biyanang babae; maaliwalas, malùang, malinis at tahimik.

—¿Kumustá bâ ang inilâan ko sa iyong tulugán? ¿minámagaling mo bagá?—ang tanóng kay Lucrecia ng̃ iná ni Colatino.

—Mainam pô, kawiliwili. Ng̃uni't iyán pô'y hindî akin lamang; iyá'y sa ating lahát.

Ng̃umitî ang mg̃a nakaliliguid sa kanyá.

—Anák ko,—ang sinabi ng̃ amá ni Colatino sa kanyáng anák,—ang kabahayáng tinutulugan ng̃ mag-asawa'y dapat na maguíng paaralan ng̃ dang̃ál at ng̃ mg̃a karunug̃an: pamutihan mo ng̃â ang iyong isip ng̃ sarisaring mg̃a dunong; sakali't may hindî ka nalalama'y paturò ka sa nakakaalam; tumulad ka sa mg̃a pukyutan sa pagtitiyagâ ng̃ pagtitipon ng̃ mg̃a karunung̃an, at ang lahát ng̃ maalaman mo'y iturò mo sa iyong asawa, lalonglalò na yaóng mg̃a pakikinabang̃ang bagay sa inyóng pamumuhay, sa pamumuhay ng̃ inyóng maguiguing mg̃a anák at sa pamamahay ng̃ inyóng mg̃a kasambaháy; ikáw at huwág ibá ang magtuturò sa kanyá. Laguì kang makipag-usap kay Lucrecia, sabihin mo sa kanyá ang mg̃a balitang máhaguip mo tungkól sa lakad ng̃ ating bayan, tungkól sa lakad ng̃ pámahalâan, tungkól sa lakad ng̃ mg̃a karunu-

ngãn at ng̃ mg̃a kaugalîan, tungkól sa lakad ng̃ mg̃a pang̃ang̃alakal at sa halagá ng̃ mg̃a kinakailang̃an sa buhay. Wilihin mo si Lucrecia sa pagbabasá ng̃ mg̃a magagalíng na mg̃a aklát at ibá pang pakikinabang̃ang kasulatan. Ikáw ng̃ayón ang kanyáng amá't iná. Kalugodlugód na máring̃ig na sabihin ng̃ isáng esposa sa kanyáng esposo:—Ikáw na aking sintá'y siyá kong maestro't tagapamatnubay.

Sukat na ang isáng paták na tubig na maalat na mapasama sa isáng vasong tubig na inumín upáng tumabsíng; ang agos ng̃ ilog, pagdatíng sa dagat, ay nawawang̃is sa tubig sa dagat.

Sa pasimulâ ng̃ pagsasama ng̃ mag-asawa, ang lalaki ang may katungkulang magturò sa babae, pagtuturong pagdaka'y natututuhan, palibhasa'y ang lakás ng̃ pagsintá ang siyáng nagtuturò. Kung ganapín mo ang mg̃a bilin ko sa iyo'y mákakaangkap mong magalíng ang kalooban ng̃ iyong asawa.

Ang pagsasama ng̃ mag-asawa'y isáng salitâ lamang ang kinauuwîan: *pagsintá.*

—Ikinalúlugod ko pong totoo ang inyóng mg̃a tagubilin kay Colatino,—ang sinabi ng̃ amá ni Lucrecia,—at ng̃ayó'y itulot pô ninyóng mag-

bilin naman akó sa aking anák ng̃ iláng katagâ:

Kinakailang̃an, Lucrecia, na magpakasiglá ka ng̃ pag-iisip at ng̃ loob; ang babaeng mahinà ang loob at waláng lakás ang káluluwa, ang babaeng iyá'y hindî mangyayaring makatagál na makapag-angkín ng̃ pag-ibig sa kagalingan at ng̃ pagmamahál sa dang̃ál niyá't sa dang̃ál ng̃ kanyáng asawa.

May mahigpít kang katungkulang paligayahin mo ang iyong asawa, at masasabi mong naganáp mo ang dakilang katungkulang itó, sa araw na wikàin ng̃ iyong asawang:—"Dinala ng̃ aking asawa sa aking bahay, at kasama sa kanyáng pagpasok dito, ang kapurihán, ang kapayapâan, ang katuwâan, ang magagandáng asal, at ang karagdagan pa'y ang kasaganâan sa pagkabuhay, ¡ang lahát ng̃ kagalingan!

Hindî lamang katungkulan ng̃ babae ang umirog at huwág maglilo kailán man sa kanyáng esposo: magpakamatáy na muna bago magtaksíl; kung dî dapat namáng magsumakit na ang pamumuhay ng̃ asawa'y manatili sa ligaya't katamisan, at ilayô sa kanyá ang lahát ng̃ maguiguing kadahilanan ng̃ kanyáng isásamâ ng̃ loob.

Ang babaeng masiglá ang káluluwa't ma-

lakás ang loob ay hindî sumasabibig lamang ang pagsintá sa asawa, kung dî sumasapusò namán at na sa sinísinta, at biníbigyang-katotohanan ang gayóng pag-ibig sa pagsusumakit na laguing manatili sa bahay niyá ang galák at kaguinhawahan, at ñg masunduan ang mña bagay na itó'y nagsisipag sa paggawâ, nagpipilit na mag-impók at nagsísimpan ñg mña kailañgan sa hináharap na panahón. Iniáabsang ang katamarang bukál ñg mña kasam-an, at guinagamit ang boong lakás sa pagtupád sa kanyáng mña katungkulan sa kanyáng esposo't sa mña kasambaháy.

Ang babaeng masiglá't may káluluwang malakás ay laguing nakabantáy at hindî ipinagkakatiwalà sa ibá ang pag-aalagà sa kanyáng mña anák. Laguing minámatyagan ang mña alilà't ñg hindî magkulang sa pagtupád ñg kaníkanilang mña katungkulan, at hindî nagpapabayà, susumandalî man, sa mña pag-aarì. Sa tuwî na'y hinihiwatigan ang kaasalán ñg lahát niyáng mña kasambaháy.

Ang babaeng masiglá't malakás ang káluluwa'y mapagkaawàng gawâ; binúbuksan ang kanyáng mña kamáy sa mña pulubi at sumasaklolo sa mña dukhâ. Nagpapakatalino sa pag-

sasalitâ, at hindî nánasnaw sa kanyáng mg̃a labì liban na lamang sa magagalíng na mg̃a sabi.

Mang̃agsintahan kayó; magkaagapay kayóng lumakad, na magkakapit sa kamáy, sa daang ang kadalasa'y matiník na landás ng̃ buhay na itó, at ng̃ sa ganyá'y makapagdamayán kayó sa mg̃a sakuná't makalaban sa mg̃a mababang̃ís na unós ng̃ saliwáng palad.

Mang̃agsintahan kayó't ng̃ kayó'y makapagtulong sa paggawâ ng̃ mg̃a kagaling̃an, at gayón din sa pagtupád ng̃ inyóng mg̃a katungkulang madalás na totoong mahirap ganapín.

Mang̃agsintahan kayó, niyáng pagsisintahang hindî nakapagkukulang sa guhit ng̃ malinis na budhî, iyáng pagsisintahang mahál at dalisay, na siyáng bumíbigkis ng̃ mahigpít na pagguiguiliwáng kátamistamisang nagágawâ lamang ng̃ mg̃a káluluwang tunay na marang̃ál.

Mang̃agsintahan kayó, niyáng pagsisintahang pinapaguiguing masaráp ang pagtalima at gayón din ang pag-uutos.

Mang̃agsintahan kayó, niyáng pagsisintahang hindî kilalá ang hinalà, hindî napag-uunawà kung anó ang panibughô, at nagkakaloob sa sinísinta ng̃ banál na kalayâang bigáy ng̃ Lang̃it.

Pakasintahín ninyó ang aming mg̃a aral, at kung magkágayo'y mamamahay kayó sa pagkakásundô, sa katiwasayán at sa kaligayahán, na siyáng pinakamímithî naming inyóng mg̃a magulang.

—Iuukit pô namin sa aming pusò ang inyóng mg̃a aral,—aní Lucrecia.

—Pinagtitibay ko pô ang pang̃akò ng̃ aking esposa.

—

Magkakasama siláng linibot ang boong bahay; waláng bahagui ng̃ tahanang hindî nilá tiningnán at itinurò kay Lucrecia, na nagpapakita ng̃ malakíng pagkalugód; binuksán ang lalagyán ng̃ mg̃a damít, ng̃ mg̃a kasangkapang sarisarì at ng̃ lahát ng̃ mg̃a kagamitán. Ang mg̃a nálalaman sa mg̃a lalagyáng yaó'y pawang mahahalagá, pawang mg̃a maiinam, pawang kinakailang̃an sa pamumuhay at sa pamamahay.

Nanaog silá sa hálamanan, isáisang ipinakilala kay Lucrecia ang naroroong mg̃a pananim at kasabáy ang pagtuturò ng̃ ukol na pagaalagà; hinang̃âan nilá ang kagandaha't kabang̃uhán ng̃ mg̃a bulaklák at ang karikitan ng̃ malalagóng mg̃a dahon. Ipinaunawà kay Lucrecia ang bisà ng̃ sarisaring pananím na na-

roroon sa paggamót nḡ ibá't ibáng mḡa sakít.

Pinaroonan nilá ang kulunḡán nḡ mḡa manók, nḡ mḡa gansâ, nḡ mḡa pato at nḡ mḡa pavo, at ang maluang at matibay na bahay nḡ maraming mḡa kalapating nanḡagliliparan.

Nanhík silá uli't sakâ ipinatawag ang lahát nḡ mḡa alipin, upáng ipakilala ang kaniláng panḡinoong babae.

Bumatì nḡ boong galang kay Lucrecia ang lahát nḡ mḡa alipin sa bahay. Námasid niyá sa mukhâ nḡ lahát ang masayáng nḡitî, nahiwatigan niyá ang galák nḡ lahát nḡ pusò, kaya't kanyáng sinabi sa sarili: *Kaguiguiliwan dito akó nḡ lahát.*

Ang pagkápaglibot na iyón ni Colatino't ni Lucrecia'y ¿hindî bagá lalong kaalíw-alíw kay sa lalong masayáng paglalakbáy sa ibáng lupaín nḡ mḡa bagong kasál, na kinauugalîan nḡ mḡa europeo't nḡ mḡa americano?

Pagkatapos nḡ pagpapakilalang iyón kay Lucrecia nḡ kanyáng bagong tahanan, naghapunang salosalo siláng lahát nḡ boong ligaya, at sa kawakasa'y nanḡagsiuwî sa kanikanilá ang mḡa magugulang nḡ dalawáng bagong kasál.



# XVI.

## Ang gabí ñg solsticio vernal (1) at ang pagsintá.

Gabíng kalugodlugód ang gabíng *solsticio* ñg tag-aráw. Palibhasa'y itóng gabíng itó ang káhabahabâan sa lahát ñg mñga gabí sa isáng taóng araw, buhat pa sa káunaunahang mulá'y pinagháhandugan ñg masasayá't kaalíw-alíw na mñga *fiesta*. May mñga bayang buhat pa sa pagtatakipsilim ay nañgagpapaniñgas na ñg mñga sigáng lumiliwanag sa mñga tabíng daan at nagsasabog sa hañgin ñg bañgóng humahalimuyak, na tagláy ñg asó ñg mñga dagtâ't sañgáng tuyô ñg mñga halamang may kaayaayang amóy. Sa Roma, ñg unang panahón, sa tabíng nagníningning ñg mñga dagat ñg arte, sa malapit sa mñga

(1) Tinatawag na *solsticio* ang pagpasok ñg *planetang* araw sa dalawáng *trópico.* May dalawáng solsticio: ang isá'y ang *solsticio vernal* na nangyayari sa iká 21 at iká 22 ñg Junio, at ang *solsticio hiemal,* na nangyayari sa iká 21 at iká 22 ñg Diciembre.

pintûan ng̃ mg̃a templong mármol na itinayô sa mg̃a buról, ay nang̃agpapaalab ng̃ maraming mg̃a sigâ, at sa paliguid ng̃ mg̃a sigáng itó'y nang̃agsasayawan ang mg̃a bagongtáo't dalagang nang̃apuputung̃an ng̃ mg̃a sang̃á ng̃ *laurel* at ng̃ mg̃a bulaklák ng̃ *verbena*, kasabay ang mg̃a awitan ng̃ tungkól sa pagsintá na sinasaliwan ng̃ mg̃a *cítarang* guintô.

Ang gabíng iyá'y gabí ng̃ pagsisintahan.

At waláng totoong nakapagsasaysay ng̃ waláng kahulilip na mg̃a damdami't layon ng̃ pagsintáng gaya ng̃ *música*.

At waláng kágandagandahang sandalî't waláng lalong karapatdapat sa ting̃ig-lang̃it ng̃ músicang gaya ng̃ kalaliman ng̃ gabíng tumatahimik at nagpápahing̃alay ang lahát.

At sa gabí, ang ting̃ig na lalong lumalaganap ng̃ boong katamisan sa impapawíd, tulad sa halimuyak na sa lang̃it buhat, na tumátaos sa mg̃a pader at sa mg̃a durung̃awan ay waláng kawang̃is ng̃ taguingtíng ng̃ mg̃a *cuerdas* ng̃ *lira't cítara*, na nang̃agbúbuntong-hining̃á, dumáraing, humáhagulhol, tumatang̃is, tumátaghoy, humíhibik, tulad sa mg̃a *cuerdas* ng̃ isáng púsong umaalab sa pagsintá.

Maghahating gabí na.

Dî kaguinsaguinsa'y sa halamanang na sa loob ng̃ bakuran ng̃ palaciong tinátahanan ng̃ lumiligayang dalawáng bagong kasál ay umaling̃awng̃aw ang katamistamisang taguintíng ng̃ *cítara*, na hindî nalao't sinundán ng̃ matinis at kaayaayang awit, na kawang̃is ng̃ tinig ng̃ sa mg̃a serafin. Nagsásaysay ang awit na iyóng tinig babae, ng̃ waláng hanggáng galák, ng̃ dî masabing ligaya sa pagtatamasa ng̃ wagás at maning̃as na pagsintá. Sinaliwan pagkatapos ng̃ isáng makapangyarihang tinig *tenor*, boò, sariwà, mataguintíng. Mayamaya'y tumahimik at ang humalili'y ang aling̃awng̃áw ng̃ halík at marahang salitàan.

Kilalanin natin silá kung sino. Kumublí tayo sa malalagóng halamang humihitik sa mabang̃óng bulaklák, at dahandahan tayong lumapit at ng̃ huwág nating mabagabag ang pagtatamó niyáng kaligayaháng ang May Kapal lamang ang nakapagkakaloob.

¡Oh, silá'y ang dalawá nating bagong kasál. Nakahilig si Lucrecia sa dibdíb ni Colatino at nakayakap namán ang kanang kamáy nitó sa bayawáng ng̃ kanyáng asawa. Tang̃an ng̃ kanan ng̃ babae ang kaliwáng kamáy ng̃ lalaki't hawak sa kaliwâ ang isáng cítarang guintóng

lantáy. Pakinggan natin ang kaniláng salitàan:

—Lucrecia kong esposa; ikáw ang aking langit, ikáw ang aking ligaya. Tumataguinting pa sa kaibuturan ng aking káluluwa ang pagkatamis-tamis mong tinig, na nagsásaysay ng kadalisaya't kalinisan ng iyóng budhî. Pinupuri ko't ipinagdíriwang ang Lumikhâ sa araw, sa buwán, sa mga bituin, sa boong daigdíg at ipinagkaloob na makaulayaw kitá hanggáng nabubuhay.

Kung mawalâ ikáw ay mawáwalâ sa aking mga matá ang liwanag, walâ akóng maihíhingang hangin,- titiguil ang pagtibók ng aking pusò. Sa iyong siping ay nalilimutan kong akó'y may kamatayan, nalilimutan ko ang mga dawag at tiník na sa lahát ng sandalî'y nagbíbigay pasakit sa buhay na itó't pumapailanglang ang aking damdamin sa karurukan ng trono ng Makapangyarihan sa lahát, at aking tinatamasa ang alíw at guinhawang tinátamo sa kalangitán...

—¡Colatino!—ang matimyás na sagót ni Lucrecia sa liyág na asawa;—nagkakanglalabis sa aking dibdíb ang ligaya, nguni't isáng ligayang hindî ko masaysáy, kapós ang aking dilà sa pagpapaunawà kung anó. Walâ akóng masasabi sa iyo kung dî pinakasísinta katá ng higuít sa lahát ng pagsintá, pagsintáng ngayón ko lamang dinanas,

na nakapagbíbigay sa akin nḡ dî maulatang layaw; nḡuni't nagdudulot nḡ kalakilakihang sakláp sa sandalíng mawalay ka sa akin... ¿Anó, mutyâ kong esposo, ang damdaming itó? ¿anó ang tinatawag na pagsintá? ¿anó iyáng marubdób na ningas na tumutupok nḡ kátamistamisan sa aking káluluwa?

—Ilaw nḡ aking isip, Lucrecia kong buhay; hindî naisásaysay ang pagsintá, bagá man tumítibok sa ating dibdíb. Sino ma'y hindî nakaiiwas sa pagsintá. Tumatalima sa pagsintá ang lalong malakí hanggáng kaliitliitang bagay. Ang pagsintá'y ang kabuhayan at ang kamatayan; ang ligaya nḡ mḡa ligaya't ang sákit nḡ mḡa sákit. Karakarakang tumatakas sa ating pag-uusisà sa alín mang sandalíng ibig nating siyasatin kung anó, at hindî natin másunduan kahi't saán man hanapin natin, kawanḡis namán nḡ hindî natin pagkásumpong kung sa alíng dako naroon ang káluluwang nagbíbigay buhay sa ating katawán, kahi't pakasiyasatin man natin ang lahát nating mḡa ugát, ang lahát nating mḡa litid, ang lahát nating mḡa lamán, dugô at butó; gayón ma'y nárararamdaman nating katulad nḡ ating pagkáramdam sa nakaliliguid sa ating simoy nḡ mahinhíng hanḡing hindî nating matangnán at

hindî rin nating makita, bagá man siyáng kinukunan natin ng̃ inihíhinga't kung sakali't mawalá'y maiinis tayo't maaamis ang buhay. Kung paano ang lakás ng̃ pagkahila ng̃ batobalanì sa bakal at patalím, ay gayón din ang lakás ng̃ pagkahalina ng̃ pagsintá sa mg̃a káluluwa. Huwág mo ng̃ pag-akalaing siyasatin kung anó, inuulit ko, sa pagká't nagkakawaraywaray sa ating pag-uusisà, gaya ng̃ pagkáwasak ng̃ maninipís at nang̃ang̃aninag na mg̃a pakpák ng̃ paroparó kung násasalang ng̃ ating mg̃a dalirì. May libolibong anyó't may libolibong mg̃a kulay. Tumatalima sa kátaastaasang isip at tinátaglay ang kálakilakihang kahalingán; lumiliwanag at bumubulag; bumubuhay at pumápatay. Nagdudulot sa atin ang pagsintá ng̃ lubháng maraming pighatí't hirap, gayón ma'y minámagaling din natin at dahil sa pagsintá'y linilisan natin ang lahát ng̃ guinhawa't katuwâan. Minamabuti ng̃ pagsintá ang karilimán, gayóng siyá'y anák na mutyâ ng̃ kaliwanagan. Inihá-hayag ng̃ mg̃a matá, ng̃ mg̃a pagbubuntong-hining̃á, ng̃ mg̃a paghibík, gayóng ang mithí'y ang boong kalihimán. Nagkakahalò sa sinapupunan ng̃ pagsintá ang apóy ng̃ infierno't ang kaluwalhatîan sa lang̃it. Ang pagsintá'y búhay,

sa pagká't siyáng pinagkakapisanan ng̃ mg̃a nagkakalabanlabang mg̃a bagay; siyá ang daigdíg, sa pagká't sumisira't nagboboô. Ang káluluwa'y may isáng káluluwa, at ang káluluwang itó'y ang pagsintá. Kayâ nagkakatulad ang ilaw at ang káluluwa; sa pagká't tagláy ng̃ ilaw ang init, at tagláy namán ng̃ káluluwa ang pagsintá. At kung nagbíbigay buhay ang init sa lahát ng̃ bagay, ang pagsintá'y nagbíbigay buhay sa lahát ng̃ mg̃a kaisipán. Pagnawalâ ang pagsintá'y kawang̃is kung mawalâ sa lang̃it ang mg̃a bituin at kung mawalâ sa lupà ang arte. Kung putulin ang pagsintá'y mapuputol ang tanikaláng nakatatalì sa tapát na pagtutulung̃án ng̃ lahát ng̃ mg̃a kinapál, mapuputol ang pagkakasalinsalin ng̃ ating buhay. ¡Oh, pagsintá! Ikáw ang káluluwa ng̃ lahát ng̃ bagay, ang kaligaligayang liwanag ng̃ buwán, ang halík ng̃ mg̃a bituin, ang hining̃áng nagpapagulong sa mg̃a daluyong, ang samyóng inihíhing̃a ng̃ init ng̃ bulaklák, ang sikláb ng̃ lintík na kumíkidlat sa mg̃a maiitím na alapaap, ang ságang nagbibigay pulá sa pisng̃í ng̃ wagás na dalaga, ang panaguinip na bumibihag sa kaisipán, ang mg̃a pakpák na naglílipad sa panimdím sa magkabikabilang panig ng̃ sangtinakpán, ang hang̃ád

na nagdádala sa mg̃a káluluwa sa sinapupunan ng̃ mg̃a ibáng káluluwa, ang lakás na tumitipon at naglalakiplakip sa lahát ng̃ mg̃a linaláng, ang mahinusay na lakad ng̃ mg̃a daigdíg sa waláng hanggáng alang-alang, ang hilig na umaakit sa pagkakapisan ng̃ lahát ng̃ mg̃a linaláng. Hindî dadalawin ang ating káluluwa ng̃ mg̃a kaisipán kung waláng pagsintá; kung waláng pagsintá'y hindî títindig ang pananalig sa mg̃a pampang̃ing pinagkakapisanan ng̃ buhay at ng̃ kamatayan upáng iturò sa atin kung saan naroon ang waláng hanggáng kaluwalhatîan; kung waláng pagsintá'y hindî mang̃ag-aawitang saliwsaliw ang hindî namámatay magpakailan mang mg̃a arte. ¡Oh, pagsintá, pagsintá, pinupuri katá't pinasasalamatan!

—¡Pagkainam-inam mong manalitâ, Colatino ko, sa mg̃a labì mo'y bumúbukal ang pulót na lalong dalisay, ang pananalitáng lalong malinamnám! Nais kong tumumbás sa kasarapán ng̃ iyong pananalitâ, ng̃uni't ¡ay! nápakapahat ang aking isip. Walâ akóng masasabi kung dî ang mapusyáw na larawan ng̃ aking sariling dinaranas. Sa ganáng aki'y ang pagsintá'y hindî iyáng init ng̃ harì ng̃ mg̃a astro na gumuguhit at nagbibigay kulay sa mg̃a bulaklák, hindî

iyáng budhíng naglálagay ng̃ kawiliwiling *serenata* sa lalamunan ng̃ *ruiseñor*, hindî. Ang mg̃a linikháng tunay na sumísinta'y waláng ibáng pinang̃ang̃asiwâan kung dî ang lumigaya sa pagsintá dahil lamang sa sinísinta. Kusang sumísibol ang damdamin ng̃ pagsintá sa pusò, at waláng nakaúudyok na anó mang kapakinabang̃án, kung dî ang magtamóng timyás ang hindî maiwasang mithî ng̃ káluluwa. At ang unaunang nakakaladkad ng̃ nais ng̃ boong kalakasang maiwawang̃is lamang sa lakás ng̃ buhawi ó ng̃ mabilís na agos ng̃ bahâ ay ang kalooban. Itó ang dahil at matatawag nating ang pagsintá'y alipin ng̃ hang̃ád. Iyán ang dahil at hindî nang̃ang̃atuwiran ang pagsintá; kusang napadádala sa damdaming may mahigpít na nasang másunduan iyáng mg̃a layaw na naguiguing linamnám, galák, tuwâ, alíw, lugód.

Magdamdam, magdamdam ng̃ dakilà, iyán ang kahulugán ng̃ sintá, at hindî kailang̃ang ang damdamí'y hírap, tuwâ, panibughô ó galák, pag-aalinlang̃an ó pananalig, pagng̃ang̃alit ó pag-asa, infierno ó kaluwalhatîan, sukat ng̃ maguíng damdamin. Sumísinta ang nagdurusa, at nagdurusa ang sumísinta. Sumisikat ang araw upáng liwanagan ang sinísinta; sumísibol ang buhay

upáng magpisa't umuwíng lahát sa kanyáng sinapupunan; kung nálalayô sa sinísinta'y naghihirap akó sa paghingá, hindî nalulugod akó sa buhay. Sa ganáng akin,—at ang sasabihin kong itó sa iyo'y bukál sa aking pusò,—hindî ko tátanggapin ang langit, kung ikáw na pinakasísinta ko'y walâ roon; at kung kasama ko ikáw ay hindî ko katatakutan, hindî ko aalintanahin ang mga alab ng apóy sa infierno, at kung ipangakò sakalì sa aking gágawin akóng *querubin* sa kaluwalhatîan ng langit, datapuwa't ihihiwalay akó sa iyó, yayakap akó sa iyo't upáng makasama ko ikáw sa kailaliman ng infierno. Waláng nakikita sa boong tinakpán ang sumísinta kong káluluwa kung dî ikáw lamang; walâ akóng namámasdan sa mga dambanà liban na lamang sa irog kong larawan mo; walâ akóng náriringig sa alingawngáw ng mga linaláng kung dî ang pinakasísinta kong iyong tinig.

—Salamat, sintá niríng káluluwa;—aní Colatino;—ang mga pananalitâ mo'y kátamistamisan at *arpa* ng langit na tumátaguinting hanggáng sa kaibuturan ng aking káluluwa. Nagdudulot ang daigdíg sa bawa't isá sa atin ng maraming kaaway; nguni't sukat na ang maguíng ganáp ang pagsintá at magkaroon ng

matibay na pananalig na nagtátamo ng̃ tunay na tumbás, upáng lumasáp ng̃ ligaya sa pagtitiis ng̃ pahirap ng̃ lalong matutulis na mg̃a tiník. Mangyayaring mapagandá ng̃ pagsintá sampô ng̃ lalong kalaguimlaguim na bilanggua't ariing lang̃it na maluwalhatì. Ang pighatíng dulot ng̃ paglililo sa pagsintá'y mapag-aanyóng bilanggûan ang lalong kagandagandahang paraiso.

—Ng̃uni't itulot mo sa aking sabihin ko; sintáng Colatino,—ang mulíng saysáy ni Lucrecia,—na ang pagsintá'y tinátaglay lamang ng̃ pusò ng̃ babae. Kinakailang̃an ng̃ aming káluluwa ang laguing pakaguiliwin kamí. Maraming lubháng kinahuhumalingan ang lalaki na sukat kawilihan at panggalin̄gan ng̃ pagkalimot sa pagsintá. Kamíng mg̃a babae'y waláng ibáng kinakaulayaw liban na lamang sa mg̃a taguintíng niyáng lirang tinig ng̃ buhay na kung tawagui'y pagsintá. Kayóng mg̃a lalaki'y kahi't ang pusò'y nabibihag at nang̃ang̃ayupapà sa isáng kagandahan, pagdaka'y napúpuspos ng̃ alab ang pusò, pagkâ náriring̃ig ang *clarin* ng̃ pagbabakang sa inyó'y nagsásalitâ ng̃ poot, ng̃ pakikilamas at ng̃ patayan.

—Halos sang-ayon akó sa mg̃a sabi mo. Nabubuhay ng̃â ang pagsintá sa pusò ng̃ babae. Da-

tapuwa't hindî mo maaabot ng̃ kurò kung gaano kalakí ang ikinasusulong ng̃ lalaki sa pagsintá, pagkâ nasusumpung̃an ang babaeng sa kanyá'y talagáng laan ng̃ kalang̃itan. Pagkâ nagkákagayo'y nalilimutan ang lahát, iniaabsang na lahát, ang mg̃a kinalúlugdan, ang mg̃a kinahihiligan, ang mg̃a arte ng̃ pagbabaka, ang mg̃a pakikitunggalî, ang mg̃a karang̃alan, sumusukò at nagsasaysay:—ang lahát ng̃ iyá'y kariliman, waláng kabuluháng kaparang̃alanan; sumasaiyo, sintá ko, ang buhay, kayâ, ó kitlín mo ang aking hining̃á sa isáng pag-iríng, ó paligayahin mo akó magpakailán man.

—Tunay, sinasabi ng̃â ng̃ mg̃a lalaki ang ganyán; ng̃uni't ¿guináganap ba? Sa aking akala'y ibiníbigay namin ang boong pusò, walâ kayóng ipinápalit kung dî kalahating pusò lamang, at itó'y kung sakali't ipagkaloob pa ninyó ang kalahating iyán. Sa mg̃a lalaki'y náririyan ang dang̃ál sa arte, ang ningníng sa dunong, ang kapurihán sa karikitang magtalumpatì, ang pagkábantog sa kabayanihan sa pakikihamok, ang kapangyarihan ng̃ mataas na katungkulan; sa mg̃a babae'y walâ kung dî ang sulok ng̃ bahay, ang pamimintuhô ng̃ mg̃a kasambaháy, ang waláng likát na pagmamahál at pagsambá sa táong

aming sinísinta; sa mğa babae ngâ lamang nátitira ang pagsintá. Dapat ngang pakatantûin namin, bago pumayag sa pag-irog at pamimintuhô sa lalaki, na kawanğis nğ aming pamimintuhô, na siyasatin naming magalíng muna kung gaano kalakí ang aming kálalagyan sa púsong puspós nğ sarisaring mğa pagguiliw, nğ sarisaring mğa hilig.

—Ang mğa pag-aalinlanğang iyá'y tulad sa mğa pagkakawalay, sa mğa pagkakagalit, sa mğa unós nğ pag-iibigan, na pawang mğa hiwagang lunas na lalong nagdáragdag nğ lakás nğ pag-guiliw, mğa gatong na lalong nagpapaalab nğ apóy nğ pagsintá,—aní Colatino.

—Katotohanan,—ang sagót ni Lucrecia,—sa pagká't kung tunay na kukuruin, ang nangyayari'y waláng hindî ipinatatawad nğ isáng púsong puspós nğ pagsintá. Nagtítiis ang abang pusò sa madalás na sa kanyá'y pagdayà. ¡Lubháng kinakailanğan nğ pusò ang dayà! Palibhasa'y sumísinta ang pusò, ang boong akalà niyá'y sinísinta namán siyá, at sa ganitó'y lumiligaya't nagtátamong lugód. At ang kinasasaligang madalás nğ katuwâan nğ pusò'y ang isáng kabulaanan; áayaw niyáng usisàin, sa pagká't nanğanğanib na bakâ malungkót kay sa kama-

tayan ang katotohanang kanyáng hahanapin.

—Hindî napagkikilala ang mg̃a damdamin,—ang matimyás na sabi ni Colatino,—hanggáng hindî napagtatalakayan. Kung hindî iturò ng̃ buhay ang damdaming iyá'y hindî ipinauunawà kailán man ng̃ pag-iisip. Itó ang kadahilanan at hindî natin mangyaring máaninagnagan man lamang ang dakilang kalinamnamán at katimyasán ng̃ pagsintáng tumátaos sa ating káluluwa, samantalang hindî tayo ganáp na tinútumbasan ng̃ ating sinísinta. Ang mg̃a ibáng kinahihiligan ng̃ ating kalooban, ang mg̃a ibáng kinawiwilihan nati'y kawang̃is niyáng bigl ábiglang lugód na sumásalakat sa ating pagdaka'y lumilipas, tulad sa mg̃a pang̃ing̃ilabot na sandalíng pinapang̃áng̃atal ang ating katawán, ng̃uni't agád nawáwalà; waláng pinag-ibhán sa kisláp ng̃ kidlát na sumisilaw sa ating mg̃a matá, datapuwa't pagdaka'y napaparam; ang pagsintá ang tang̃ing hilig na hindî lumilipas at nananatili samantalang may buhay, ang hindî nagbabawas ng̃ sigabo at íisa ang lagabláb mulâ sa kabatâan hanggáng sa katandâan, kawang̃is ng̃ kahoy na may dagtâ sa tag araw at tag-ulán, kahi't waláng mg̃a dahon, mg̃a bulaklák ó mg̃a bung̃a, tulad sa dugô ng̃ katawán, gaya ng̃ liwanag sa daigdíg.

Pagkasalitâ ni Colatino ng̃ gayón, si Lucrecia'y nagpakalung̃ayng̃áy sa dibdíb ng̃ kanyáng asawa, umaling̃awng̃aw ang kátamistamisang mg̃a halík, na napapag-itanan ng̃ mg̃a malalambíng na salitáng:

—¡Sintá kong esposa!

—¡Ikáw ang aking lang̃it!...

—¡Ligaya ng̃ buhay!...

—¡Galák ng̃ káluluwa!...

Nagtindíg ang mag-asawa, lumakad at pumanhík sa kaniláng bahay na magkayakap at naghinang ang dalawáng púsong gapós ng̃ pagsintá.





## XVII.

## Iláng halimbawang mapagkukunang ulirán sa buhay.

Bagong kakakain nḡ hapunan ang mag-asawa at pagkatapos nḡ kaniláng pagsasalitàan tungkól sa pamumuhay, tinitigan ni Lucrecia si Colatino nḡ mḡa matáng tiguíb nḡ pag-irog, at nakanḡitíng nagsalitâ:

—Colatino kong liyág, magsalitâ ka nḡâ nḡ isá riyán sa mḡa katháng halimbawang mapagkukunang ulirán sa lakad nḡ pamumuhay, ¿maaarì ba?

—¿May hindî ba pagkaarì? Talastás mo nḡ bawa't mungkahì mo'y ipinalálagay kong utos na dapat sundín, guiliw kong esposa.

—Maraming salamat, akó namá'y gayón din. Halá pasimulâan mo na.

Minsá'y naglálakad sa kabukiran ang isáng magsasaká, at kanyáng napanood ang mḡa ha-

lamang calabazang may saganang mg̃a bung̃ang nang̃aglalakihan at naggulong sa lupà, at nátanawan namán niyáng humihitik ng̃ bung̃a ang isáng punò ng̃ duhat na lubháng matayog.

—¡Pagkásamasamâ ng̃ pagkakayarì ng̃ daigdíg! —ang bigláng sinabi.—Iyáng magagandáng mg̃a bung̃a ng̃ calabaza'y siyáng gumugulong sa maruming lupà, at iyáng maliliit at waláng kabuluháng mg̃a duhat ang na sa mataas at lumiligaya sa pagtatamasa sa kaguinhawahang handóg ng̃ kaayaayang simoy ng̃ dalisay na hang̃in. ¿Dî bagá lalong magalíng sana kung ang calabaza ang siyáng inilagáy sa mataas at ang duhat ang siyáng inilagáy sa mababà? ¡Lakíng kamalîan!

Sa pagká't nahihilo na halos siyá sa kaning̃asan ng̃ init ng̃ araw, ang guinawâ'y sumilong sa lilim ng̃ punò ng̃ duhat at nahigâ roon.

Hindî nalao't siyá'y nakatulog at humilík ng̃ mahabang oras.

Ng̃ siyá'y náhihimbing ng̃ totoo'y bigláng náguising.

Sa hihip ng̃ hang̃i'y napitás ang isáng duhat, nalaglag at tumamà sa dunggót ng̃ kanyáng ilóng.

Ng̃ mapagwarì niyá ang nangyaring iyó'y bigláng nagsabi:

—¡Abá! ¡Talagáng magalíng ngâ palá ang pagkakayarì ng̃ daigdíg! Kung nagkátaong ang calabaza ang siyáng na sa sa itaas at siyáng lumagpák sa akin... ¡ayawán! napisng̃ót sana akó't marahil pa'y nabasag ang aking mukhâ. ¡Mabuting mabuti na ng̃â ang pagkákaayos ng̃ May Kapál, at isáng malakíng kahaling̃án ang akalâing pang̃unahan ng̃ táo ang Karunundunung̃an sa lahát!

At walâ na, Lucrecia, ng̃ayó'y ikáw namán.

—Mainam ang iyong halimbawà at dapat laguing isaisip,—aní Lucrecia.

Ng̃ayó'y tútumbas namán akó sa iyo ng̃ isá ring halimbawà.

Ang kailán ma'y hindî nápaparito sa Roma at hindî napag-uunawà ang kalagayan ng̃ mg̃a nanánahan ditong binubuô ng̃ iláng sakdál ng̃ yayaman, ng̃ kauntíng hindî man mayama'y hindî namán totoong nagsásalat, at ng̃ lubháng maraming pawang mg̃a dukhâ't mg̃a alipin, hindî ng̃â mapagkukurò kung gaano ang kalayûan ng̃ kalagayan ng̃ may mg̃a palaciong mahahalagá't maiinam at ng̃ mg̃a pulubing basahan ang pananamít at tumatahan sa kaabaabâang mg̃a dampâ.

May isáng kayamanyamanang tagaritong

malaon nḡ pinahihirapan nḡ isáng sakít na mana't mana sa kanyáng lipì: ang pagkahindî makakain, tulad namán sa sakít nḡ káluluwang naiinip sa lahát nḡ makita.

Bagong kagagaling sa isáng dakilang piguíng ang mayamang aking sinasabi. Nagdaan sa kanyáng mḡa matá't ilóng ang lalong masasaráp na pagkain, ang lalong malilinamnám at mababanḡóng mḡa alak, datapuwa't alín man doo'y hindî nakahikayat sa kanyá sa pagkai't sa pag-inóm. Nádudual siyá kailán mang dádalhin sa bibíg ang isáng subò; dinároamdam niyá ang hindî mapaglabanang pagkahilo kailán mang ibig niyáng sumimsím nḡ kauntíng alak. Sa kawakasa'y umalís siyáng malakí ang pagnḡinḡitnḡít sa kanyáng sakít, na aayaw magpahintulot na lumigaya siyá sa kanyáng yaman.

Pagdatíng niyá sa daa'y sinalubong siyá nḡ isáng pulubing gulágulanit ang damít, payát, namúmutlâ, sa isáng salitâ, tagláy niyá ang lahát nḡ mḡa tandáng nagpapakilala nḡ kanyáng kakilakilabot na karukhâan.

Iniunat nḡ pulubi ang kanyáng butó't balát na kanang kamáy, tinitigan ang mayaman nḡ mḡa matáng kálungkutlungkutan at humibík:

—¡Kahabagán pô ninyó akóng limusán, namámatay akó sa gutom!

Pinagmasdán ng̃ mayaman buhat sa ulo hanggáng sa paa ang pulubi, at sakâ sumagót na malakí ang galit:

—¿Bakit ka dumaraing sa ganyáng nagugutom palá ikáw?—At dalidaling tinalikdán ang abáng pulubi.

—Nagpapaunawà ang iyong halimbawang sa santinakpa'y waláng nakakaalam kung anó ang kaligayahán,—ang sinabi ni Colatino.—Inaakalà ng̃ mahirap na liligaya siyá kung yumaman; inaakalà ng̃ mayamang kaligayahan niyá ang manatili sa hindî pagkakasakít; ligaya ng̃ nagugutom ang siyá'y mabusóg; ligaya ng̃ saganà sa kinakain ang magutom... Sasabihin ko ang isá namáng halimbawà:

Pumasok isáng araw sa templo ni Júpiter ang isáng banál na tagarito sa atin. Ang hang̃ád niyá'y dumaíng dahil sa kawalán niyá ng̃ salapíng maibili ng̃ sandalias. Pagpasok niyá sa pintûan ng̃ templo'y kanyáng nakita roon ang isáng kulang palad na putól ang dalawáng paa. Buhat ng̃ araw na iyó'y hindî na mulíng dumaíng pa siyá.

—Purihin nata't pasalamatan ang Lang̃it sa pagkakaloob sa atin ng̃ kaligayaháng ating tinátamo,—aní Lucrecia.—Ang lahát nating ma-

háhang̃ad ay ipinagkaloob sa atin. Lumiligaya ang ating pusò't hindî namán tayo naíilang sa anó man. Hindî ang lahát ng̃ makapangyarihan sa lupà'y nagkákamit ng̃ ating magandáng kapalaran.

At ng̃ayó'y pakinggán mo ang aking sasabihing nagpapatibay ng̃ maiinam na halimbawang iyong sinaysáy:

Minsá'y nagkasakít ang isáng haring makapangyarihan. Lumúlubhâ siyá ng̃ lumúlubhâ sa bawa't sandalíng magdaan, na anó pa't napagháhalatang siyá'y mamámatay na waláng sala, kung magpapatuloy ang gayóng kalagayan.

Ipinatawag ng̃ kanyáng amá't iná, ng̃ kanyáng mg̃a kapatíd, ng̃ kanyáng mg̃a ministro, ng̃ lahát ng̃ mg̃a guinoo't may katungkulang mataas sa palacio ang lahát ng̃ mg̃a manggagamot sa kaharîan at sa mg̃a kaharîang karatig, datapuwa't sino ma'y waláng makapagpagalíng sa totoong kakaibáng sakít na iyóng laguing pinapanglúlupaypay, pinapanghihinà at pinanghíhimatay ang mahál na harì, bagá man nang̃agtutulongtulong sa pagkukurò ang sa araw at gabí'y nang̃agkakapisan at nang̃agpupulong na mg̃a pantás na manggagamot. Sa kawakasa'y kaniláng nabalitâang sa isáng bayang lubháng malayo'y

may isáng manggagamot na marunong, lubháng kárunongdunungan. Dalidaling ipinatawag nilá ang manggagamot na iyón, at ng̃ másumpung̃a'y inihatíd nilá sa palacio ng̃ harì. Tiningnán ng̃ manggagamot na pantás ang dilà ng̃ may sakít, ang pulsó, hinipò ang boong katawán, idiniit ang taing̃a sa tapát ng̃ pusò ng̃ harì, kinatóg ng̃ mg̃a dalirì ang dibdíb, ang sikmurà, ang likód... Nag-isip-isip, at sinabi pagkatapos na waláng ibáng gamót na makagágaling sa sakít na iyóng lubháng kakaiba sa lahát ng̃ sakít na kanyáng napagtalakayan, kung dî isáng bagay lamang: na isuot ng̃ harì pagkágabi ang barò ng̃ isáng táong tunay na lumiligaya.

Pagkáring̃ig ng̃ gayóng pasiyá'y pagdaka'y nang̃ag-unahán ang mg̃a sundalo, ang mg̃a mámamayan, ang mg̃a sugò (embajador), ang mg̃a gobernador, ang lahát ng̃ sarisaring kawaní sa pamamahalà ng̃ kaharîan, sa mapilit na paghanap ng̃ táong tunay na lumiligaya, na totoong kinakailang̃an at ng̃ gumalíng ang may sakít.

Nagpalaganap sa lahát ng̃ mg̃a baya't mg̃a nayon ng̃ mg̃a utos, guinawâ ang lahát ng̃ pang̃akong salapî at mg̃a karang̃alan, ng̃uni't sino ma'y waláng makásumpong ng̃ táong tunay na lumiligaya.

Nawáwalâ na ang pag-asa, at samantala'y ang kahabaghabág na may sakít ay halos naghíhiñgalô na.

Sa lakíng pagngañgañgalit na hindî makásumpong sa malalakíng mg̃a ciudad, sa mg̃a bayan at sa mg̃a nayon ng̃ táong lumiligaya, minagalíng niláng humanap namán sa mg̃a kagubatan at sa mg̃a kabukirang pinaghaharîan ng̃ boong katahimikan at kapayapâang halos maipalálagay na katulad ng̃ ligaya.

Datapuwa't walâ, walâ, walâ.

Isáng gabí'y namámaybay sa pampang̃in ng̃ isáng maluang na ilog ang isá 'sa mg̃a pinag-utusan. Guinágalak siyá sa sinapupunan ng̃ kapayapâang iyón ng̃ kalugodlugód na matatayog na mg̃a kahoy, ng̃ malalagóng mg̃a damó, ng̃ kágandagandahang mg̃a bulaklák, na nagsasabog sa impapawíd ng̃ humahalimuyak na bañgó, ng̃ kaalíw-alíw na hang̃ing doo'y sumisimoy, at nagtátaka siyá kung bakit hindî masúsunduan doon ang kaligayahán. Ilinalarawan ng̃ malinaw na tubig ng̃ ilog ang hindî mabilang at waláng katapusáng mg̃a karikitan ng̃ lang̃it, inihíhing̃a ng̃ kagubatan iyáng masamyóng amóy na nagpápaluwag sa paghing̃á, at sa magkabikabila'y numíningning ang hindî ma-

bilang na mg̃a alitaptap na nagliliparang ang katulad ay sigwá ng̃ mg̃a bituin. At ang gayóng mg̃a kagandahang nagháhandog ng̃ malusóg na buhay, ang gayóng kaguiláguilalas na mg̃a karikitang nag-aalay ng̃ lugód at tuwâ sa bawa't manood ay hindî nakapagbíbigay ng̃ anó mang ligaya, kahi't malikmatang ligaya...

Bumábalik na sa bayan ang sugò, na sinúsumpâ ang lihís niyáng kapalaran, kasabáy ang pagtang̃is sa hindî na malalao't dárating na kasakunâan sa pinakaiirog na kinamulatang kaharîang mang̃ung̃ulila sa isáng kabaitbaitang harì, sa isáng haring waláng kawang̃is sa dunong, sa kagaling̃ang magpasunód sa mg̃a nasasakupan, ng̃ kaguinsaguinsa'y náring̃ig niyá ang isáng tinig na nagsásalitang:

—¡Lakíng kaligayahan ang aking tinátamo! ¡Kaligayahang tunay!

Pagkáring̃ig niyá ng̃ gayóng sabi'y natuwâ siyá ng̃ dî kawasà, nagpabilingbilíng siyáng tulad sa pinaiinog ng̃ isáng malakás na ipoipo, dinahang pinagwarì ang kanyáng kinálalagyan, pinagsikapang hinanap ang pinanggaling̃an ng̃ tinig, at ang násumpung̃an niyá'y isáng dampâ, sa kahanggán ng̃ dampá'y may malalagóng halamang sarisarì, at sa tabí ng̃ halamanan ay

isáng magsasakáng nagmamalasmalas ng̃ boong lugód sa kanyáng mg̃a pananím.

—Náring̃ig ko ang inyóng sinabi ng̃ayón lamang. ¿Tunay pô bâ?

—Ng̃uni't ¿anó ang aking sinabing inyóng náring̃ig?

—Sinabi ninyóng kayó'y sumasaligaya. ¿Siyá ng̃â pô bâ? ¿Ganáp ba ang inyóng kaligayahan?

—Tunay na akó'y lumiligaya, linálasap ko ang boong ligaya, lubós ang aking kaligayahán.

—Kung gayó'y ng̃ayón din, ng̃ayón din, madalíng madalî, kinakailang̃an ko ang inyóng barò, ibigáy agád ninyó sa akin ang inyóng barò, sa pagká't siyáng tang̃ing makapagpápagaling sa malubháng sakít ng̃ ating harì,—ang dalidaling sinabi ng̃ sugò.

—¡Abá! ¡Walâ pô akong barò! ¡Hindî pô akó nagbabarò!—ang sagót ng̃ magsasaká.

Nakita mo na, sintáng Colatino, sa kamatayan ng̃ lalong makapangyarihang harì'y waláng maihadláng, palibhasa'y waláng barò ang mg̃a mahihirap na lumiligaya... ¡Gayón ma'y tang̃ì katáng dalawá sa ibá! ¡Nagtatamasa katá ng̃ boong kaligayahan! ¡Oh, salamat, salamat na waláng hanggán sa Nagkaloob sa ating dalawá nitóng kagandagandahang palad!—ang sinabi ni

Lucrecia, na pinapagdaop ang dalawáng kamáy, naniklulhód, tumingalâ sa langit at bumulóng ng taimtím sa púsong panalangin.





## XVIII.

## ¿Sino si Colatino?

Hindî pa namin naipauunawang si Colatino'y general na namiminunò sa tatlóng *legión*.

Bawa't isáng legión ay may sampóng *cohorte*.

Bawa't isáng *cohorte*, na pinamumunûan ng̃ isáng *tribuno*, ay may anim na *centuriang infantería* (sundalong naglálakad) at isáng *centuriang caballería* (sundalong nang̃ang̃abayo).

Bawa't isáng *centuria*, na pinamumunûan ng̃ isáng *centurión*, ay may isáng daang sundalo.

Si Colatino, palibhasa'y pamangking boò ng̃ harì, sa pagká't anák ng̃ kanyáng kapatíd na lalaki, at dahil namán sa kataasan ng̃ kanyáng katungkulan, ay kinaaalang-alang̃anan ng̃ lahát.

Palibhasa'y wagás at tapát na asal, siyá'y iniirog ng̃ mg̃a may dugóng mahál.

At palibhasa'y mahabaguin at mápagtanggol

ng̃ katuwiran siyá'y sinísinta't pinakamámahal ng̃ mg̃a dukhâ't ng̃ mg̃a alipin.

Halos hindî mabilang ang kanyáng iniligtás sa pagpapahirap ng̃ pamahalâan at sa pag-iríng ng̃ mg̃a makapangyarihan; halos hindî mabilang ang kanyáng sinasaklolohan sa pagdarálitâ, at ang mg̃a pinaturûang anák ng̃ mg̃a dukhâ; libolibo na ang mg̃a aliping pinagkalooban niyá ng̃ kalayâan.

Bawa't makasalubong niyá sa paglakad ay niyuyúkuran siyá, binabatì siyá ng̃ boong pag-ibig, hindî sa dahil sa siyá'y dugóng-harì, hindî sa dahil sa siyá'y may mataas na katungkulan, hindî sa dahil sa siyá'y mayaman, kung dî dahil sa pagkâ siyá'y lubháng masintahin sa katuwiran at totoong mapagkaawang-gawâ.

Ng̃uni't sa mg̃a may matataas na katungkula't mayayama'y marami siyáng kaaway na lihim.

Kung nahaharap si Colatino'y kaniláng sinusuob ng̃ mg̃a pagpuri, ng̃ lalong malalakíng mg̃a panghihinuyo't paggalang.

Datapuwa't pagkátalikod niyá'y sarisaring upasalà; likháng mg̃a paratang ang sa kanyá'y ibinubulusok.

¿Bakit nang̃agkákagayón?

Dahil sa kaingguitán, iyáng budhíng kapangitpangitang sumasalot sa sangkataohan ng higuít sa lahát ng mga malalaking pagbabakang nangyayaring manakánakâ sa daigdíg.

At ang kaingguitá'y malupít, hindî marunong mahabág.

¿Sino sa inyó, guiliw na mga bumabasa, ang hindî naguíng tudlâang maminsanminsan ng mga lilong palasô ng kaingguitán?

Hindî tumátalad kailán man ang maingguitin.

Tagláy tuwî na ang balatkayô ng pagpapaimbabáw. Gumagapang na parang ahas sa mga paanán ng táong kanyáng nais ipahamak, at ng huwág máino ang kanyáng mga imbî at taksíl na adhikâ.

Pinagbabalak ng boong lihim ang kanyáng kagulatgulat na panghihigantí, at sa pagsaksák sa likurán ng ibig ipahamak ay gumagamit ng sa ibáng mga kamáy.

Kayâ totoong mahirap siyasatin kung sino ang tunay na gumawâ ng katampalasanan.

Ang bintáng, ang paratang, ang isá sa mga sandatang pamuksâ ng lilong kaingguitán.

Nguni't ang lalong matatalas na sundáng ng paratang ay hindî tumaláb kailán man kay Colatino.

Sandalíng nangúngulimlim ang ningníng ng

kanyáng dañgál, palibhasa'y natatabiñgan ng̃ mg̃a upasalà't bintáng ng̃ kanyáng mg̃a kaaway, ng̃uni't hindî nalalao't pagdaka'y nawawahì ang dilím at mulíng sumisikat ng̃ higuít sa dati ang kaliwanagan.

Paano'y ipinagtátanggol siyá ng̃ libolibong púsong pinagsabugan niyá ng̃ magagandá't malulusóg na binhî.

Tunay at marami ang hindî nagnánawnaw, palibhasa'y tumatamà sa mg̃a púsong bató.

Tunay at marami ang nagnanawnáw ma'y tuliapis ang ibinubuñga, sa pagká't tumatamà sa kutad na pusò.

Ng̃uni't tunay rin namáng marami rin ang tumatamà sa mg̃a púsong mayaman sa kagaliñgan, kaya't namumuñga ng̃ matitimyás at kalugodlugód.

At ang magagandáng gawâ'y nagtátagumpay sa kataksilán, malaon ó madalî.

Magtiyagâ ka, guiliw na kalahing bumabasa, sa paggawâ ng̃ magalíng.

Gawín mong palatuntunan ang paggawâ ng̃ magalíng, na huwág mong wawarîin kung sino ang iyóng guinágawan ng̃ kagaliñgan.

Manatili ka sa ganitóng asal, kahi't ikáw ay tumbasán ng̃ apdó, dawag ó tiník.

Sa kapanahuna'y mag-aani ka nḡ saganang lugód at ligaya.

Umasa ka kay Bathalà't gumanáp ka nḡ iyong katungkulan.

At walâ kang ibáng tungkulin sa daigdíg kung dî gumawâ nḡ kagalinḡang abót nḡ iyong káya.





## XIX.

## Ang tínig nğ mğa mámamayan.

Sinadyâ si Colatino sa kanyáng bahay nğ dalawáng kagalanggalang na mğa romano.

Ang mğa pangalan nilá'y si Paulo Valerio at si Lucio-Junio-Bruto, kápuwâ *tribuno.*

Pagkatapos nğ kaukuláng mğa pagbabatîan, ay nagsalitâ si Paulo:

—Naparito kamí, mahál na kaibigan, sa adhikáng ipagbigáy alam namin sa iyo, ang alingawngáw nğ mğa hinanakít at pasiyá nğ bayan, tungkól sa palakad nğ ating pámahalâan, at nğ kamí tulunğan mo sa amaín mong harì upáng bigyáng kagamutan ang mğa ipinagpípighatî nğ tagarito sa atin.

—Hindî kailâ sa inyó, mğa mahál kong katoto,—ang sagót ni Colatino,—na sa alín mang sandalî'y nalalaan akó sa paglilingkód na tapát sa kináguisnan nating bayan.

—Iyán ngâ ang pagkaalam namin, kayâ hindî kamí nag-alinlangan ng pagbagabag sa iyo.

—Hindî pagbagabag,—ang mulíng sinabi ni Colatino,—kung dî pagbibigáy unlák. Magsalitâ ngâ kayó't aking gágawin ang boò kong káya, kung sumasaaking mga kamáy ang inyóng kahilingan.

—Akó ang magsásaysay,—aní Lucio-Junio-Bruto, na pamangkín din ng harì.—Talastás mo na pinsan, kung paano ang mga katampalasanang pagpatáy na guinawâ ng amaín natin sa aking amá at sa aking kapatíd na lalaki, at akó man sana'y kinitlán na rin ng buhay, kung dî lamang nagkúkunuwâ akóng akó'y baliw, sirâ ang aking ísip.

—¡Oh, tunay, kakilakilabot!—ang buntóng hiningá ni Colatino.

—Nguni't hindî kamí naparito't ng aming isumbóng sa iyo ang aming sariling mga pighatì. Ang sasabihin nami'y lalong mahalagá, sa pagká't nauukol sa bayan, diyán sa bayang sinusuyuan natin ng maalab at tunay na pagsintá,—aní Lucio-Junio-Bruto.

—Magsaysáy ka pinsan,—ang sagót ni Colatino.

—Makiníg ka:

Hindî ang lubós na may kasalanan ng̃ mg̃a nangyayari'y ang ating harì, kung dî ang kanyáng tanung̃ang si Gratidiano.

Itó ang laguing nag-úudyok ng̃ malulupít na pag-uusig sa bawa't sa kanyá'y nakalililim na pantás ó makabayan. Siyá ang may kagagawán ng̃ pagkápapatay sa aking amá at sa aking kapatíd.

Si Gratidiano ang nag-udyók at ng̃ ipapatáy ó ipatapon ang maraming liping mahál, mg̃a pantás, mg̃a makabayan ó mayayaman.

Sa pagkaibig ni Gratidianong masarili ang yaman ng̃ kanyáng bianang babae, ipinagkanulô itóng nagbábanta raw mangguló at magtatag ng̃ panghihimagsík, at bagá man ipinagsanggalang ang kaawaawang babae ng̃ lalong matatalinong *tribuno,* ay násunduan ding maipatapon.

Ng̃ siyá'y kalugdán ng̃ harì at ng̃ dalawáng anák nitóng si Sexto at si Aroncio, dinádalhan niyá silá ng̃ magagandáng babae.

Si Gratidiano ang nag-úudyok sa harì ng̃ waláng likat na pagwawaldás ng̃ salapî ng̃ bayan, at sa pagká't sa kalakasan ng̃ paggugol ay sinásalat ang ing̃atang-yaman; waláng tiguil ng̃ pagtataás ng̃ buwís at hindî nagpápahing̃a

nḡ pagbabalak nḡ bago't bagong pagpigâ sa mḡa mámamayan...

—¿At sa ano-anó guinugugol ang salapî nḡ bayan?—ang tanóng ni Colatino.

—Iuulat ko sa iyo:—

Una. Sa marurumíng mḡa lugód at layaw nḡ harì at nḡ kanyáng dalawáng anák na príncipe.

Ikalawá. Sa pagpapagawâ nḡ malalakí't maiinam na mḡa palacio.

Ikatló. Kasalukuyan nḡayóng nagpápagawâ nḡ isáng mainam na daang patunḡo sa bundók na pinagtindigan nḡ harì nḡ isáng marikít na palaciong tahanan niyá kung tag-aráw. Sa daang iyán lamang ay kamalakmalak na ang naiwáwaldas, bukód sa pinagágawâ niyá roon nḡ sápilitan ang mḡa alipin.

Ikaapat. Sa kamalakmalák na ibinabayad sa mḡa katiyap ni Gratidiano. Hindî kailâ sa iyo ang mḡa kakilakilabot na pakikipagbakang guinawâ nḡ mḡa romano upáng magtamó nḡ mḡa kalayâan at kasarinlán. Bumahâ rito ang dugô, maraming buhay ang naamís, at maraming dî anó lamang ang mḡa kayamanang napanḡanyayà. Ang lahát nḡ itó'y hindî kasakitsakit, sa pagká't pawang náhahandog sa kinamulatang

bayan. Nğuni't ang kasakitsakit, ngayóng magtamó na ang Roma nğ mğa kalayâang ipinakipaghamok ay ang mğa taksíl, ang mğa nagpabayà, ang hindî nagkahirap, ang siyáng nanğagtatamasa at lumiligaya. Kusang iníiring, kusang itinátakuil ang mğa bayani, ang tunay na mğa makabayan, ang gumamit nğ lakás nğ isip ó nğ lakás nğ bisig upáng guminhawa ang Roma, at ang pinagpapalà, ang tinatangkilik, ang biníbigyan nğ matataas na katungkulang may malalaking sahod ay ang mğa imbíng marunong magpapurí't mamalingkahod, na pawang katotong matalik nğ kahanğalán ó nğ pagkawaláng damdamin.

—¡Kalaguimlaguím!—ang bigláng sinabi ni Colatino.

—Kakilakilabot!—aní Lucio-Junio-Bruto.—Mayroon pa. Magmasíd ikáw kung sino ang mğa kawaní nğ ating pámahalâan. Nğ mabigyáng loob bawa't pangkát nğ mğa nagsamasama't nğ dayàin ang bayan at dayàin ang harì, kumukuha sa bawa't pangkát, nğ tatló, apat, sampô ó isáng daang lalong nawawanğis sa asal at waní nğ ating makapangyarihang panğalawang harì, at siyáng iniháhalal sa matataas na katungkulan, at ang mğa itó'y naghâhalal namán nğ

kanikanilang mĝa kawaní, na anó pa't hindî ang kaniláng hinihirang ay ang may dunong, ang may danas ó ang mĝa nagkahirap sa mĝa nakaraang digmâ, kung dî kung sino ang maiguing manuyò, marunong sumuhol, maalam paalipin, ang mĝa hindî nakakaalam kung anó ang kulay na tagláy nĝ pagkamakabayan, kung anó ang huguis nĝ kahihiyan, kung anó ang anyô nĝ sariling dangál, at kung paano ang pagtupad sa katungkulang tinátanggap.

—Nĝuni't ayon sa masíd ko'y maraming totoong kakampí si Gratidiano, na nanĝagsasabing siyá'y marunong, matalino, makabayan.

—Dapat magkaroon, sa pagká't ang lahát nĝ mĝa nagpapasasà nĝayó'y pawang kakampí niyá. Nalalaman nĝ mĝa táong itó, na kung maalis sa mataas na kapangyarihan ang tumatangkilik sa kanilá'y silá namá'y lálagpak din. Sa makatuwíd, ang pagmamalasakit na guinágawâ kay Gratidiano'y hindî lamang sa pagkilalang utang na loob, hindî lamang sa pagtumbás sa pagbibigáy sa kanilá nĝ katungkulang hubád silá sa karapatán; kung dî namán sa pagmamalasakit nilá sa sariling kapanatagán nĝ kaniláng pamumuhay.

May marami pang kakatig din ni Grati-

diano: yaóng hindî mabilang na salát man sa káya'y nagmímithíng magtamó ng̃ katungkulan. Lubós ang kaniláng pagkaalam na si Gratidiano ang tagapamahagui ng̃ katungkulan, kayâ itó'y pinakasusuyò nilá at ipinagsasanggalang sa hayagan.

—¿At kung sa kaníkanilang sarili?—ang tanóng ni Colatino.

—¡Ah! Kung sa kaniláng sarili, sa kaibuturan ng̃ kaniláng pusò'y kinaririmariman nilá si Gratidiano.

—At ang mg̃a waláng katungkulan at hindî namán nagháhang̃ad na magkaroon ng̃ katungkulan, ¿bakit namán nagpapabayà, bakit hindî umiimik?—ang mulíng itinanong ni Colatino.

—¡Mangyari pa bagá!—aní Lucio-Junio-Bruto.

—Liwanagan mo ng̃â,—ang samò ni Colatino.

—Warîin mo. Nalalaman ng̃ mg̃a nagwáwalang bahalang iyán kung gaano kalakí ang kapangyarihan ni Gratidiano, at pawang nang̃ang̃anib sa mabang̃ís na panghihigantí nitó kung silá'y mang̃ahás tumutol na dî nilá tagláy ang pag-asang silá'y magtátagumpay.

—¿At dî bâ kayóng dalawá'y kápuwâ *tribuno*, sa makatuwíd ay tagapagtanggól ng̃ mg̃a

katuwira't mg̃a karapatán ng̃ bayan?—ang tanóng pang ulî ni Colatino.—¿Bakit hindî ninyó patunuguín ang inyóng may poot na tinig, yamang siyá ninyóng tungkulin?

—Akó namán ang sásagot,—aní Paulo Valerio.—Talós mo ng̃ ang kasama ko'y hindî makaganáp ng̃ kanyáng katungkulan, sa pagká't sa sandalíng mápaghalatang hindî sirâ ang kanyáng isip, pagdaka'y iparárakip siyá't áamisin ang kanyáng buhay, na gaya ng̃ guinawâ sa kanyáng amá't kapatíd. At tungkól namán sa akin, nakikita mo na, íilan kaming tribunong tunay na nagmamalasakit sa bayan, ang mg̃a tinig nami'y lulunurin ng̃ lubháng maraming kakampí ng̃ pang̃alawáng harì, at ang pagkaparawal ang aming káhihinatnan. Hindî katapang̃an ang sumalangsáng sa kamatayan. Kinakailang̃ang gumawâ ng̃ paraan at ng̃ huwág masayang ang kabayanihan; itó ang dahilá't kamí lumapit sa iyo.

—Pagbibigáy-unlák na kinikilala kong utang na loob. Ng̃uni't ang bayan, ¿bakit hindî kayó magsakdál sa bayan?—ang wikà ni Colatino.

—¡Ay! Ang baya'y náhihimbing sa dayà—aní Valerio.—Linílibang ang bayan sa malalakíng mg̃a piguíng, sa maiinam na talumpatì,

sa mg̃a bunô at sa mg̃a *circo*. Nananalig ang mg̃a mámamayan sa kanyáng mg̃a pantás, sa kanyáng mg̃a poeta, sa kanyáng mg̃a kinákatawang pawang mg̃a kalarawan ng̃ sa kanilá'y umíiring at dumarayà. Kung kamí'y mang̃ahás magpaliwanag sa bayan, hindî si Gratidiano ang sásagot sa amin, ang magtutulongtulong na sa ami'y sásagot ay ang kanyáng mg̃a kainalám. Isúsumbong kamí sa bayang kamí'y nanggúgulo, na kamí'y mg̃a halíng, na ibig naming mangdayà, na anó pa't ang kaniláng mg̃a gawá'y siyáng ibababaw sa amin; pararatang̃an kamí ng̃ malalakíng kasalanan, at hindî silá tutugot kung dî kamí mápahamak. At hindî namin dáramdamin ang pagkapariwarà ng̃ aming buhay; hindî namin dáramdamin ang tuyá't libák na sa pagkaparawal nami'y kaniláng ihahalibas, kung dî ang pagkaimbí ng̃ katuwiran, ang kabawasáng mangyayari sa bábahagyâ ng̃ bilang ng̃ tunay na mg̃a lingkód ng̃ bayan. ¿Anó kayâ ang káraratnan ng̃ Roma sa ganyáng pananagumpáy ng̃ kaliluhá't samâ sa alin mang dako?

—¡Oh! ¡Hindî namamarati ang masasamáng kaasalán! May guhit na taning ang lahát; pagdatíng sa guhit na iyá'y hindî nakalálampas,

napuputol. Sumampalataya tayo sa kataastaasang Dunong, na namamahalà ng̃ Sanglibutan. Nálulugsô ang lalong matibay at malakíng kapangyarihang sumisinsáy sa tadhanang batás ng̃ Lang̃it. Kayó'y tumahimik, tayo'y maghintáy, umasa tayo sa hindî nagdarayà at hindî nararayâan. Akó'y isáng abáng sundalo, ang mahigpít na katungkulan ko'y ang tumalima sa harì, na siyáng kataastaasang punò ng̃ hukbó ng̃ Roma; at makihamok sa sino mang kaaway nitóng ating kinamulatang bayan. Gayón man, pagsisikapan kong gumawâ ng̃ paraang makapagbíbigay ng̃ pagwawaguí sa mg̃a dakilang katuwirang nayuyurak ng̃ayón. Sa lahát ng̃ ikatítiwasay, iguiguinhawa at ikarárang̃al ng̃ Roma'y makaaasa kayó sa aking tulong. Ang tang̃ì kong bilin lamang sa inyó'y kayó'y magpakaing̃at sa mg̃a pananalitâ; sa ganitóng mg̃a panahó'y hindî katalinuhan ang magkilós. Ang madalás na ikinapapahamak ng̃ lalong mg̃a mahál na layon ay ang kásasalitâ. Naliliguid tayo ng̃ mg̃a kampón ng̃ kataksilán, na waláng hinihiwatigan kung dî ang ating kilos at mg̃a sinasabi. Hindî bihirang nagbábalatkayong katoto natin ang mg̃a kasuyò ng̃ ating kaaway, na waláng minímithî kung dî ang tayo'y ma-

ipagkanulô. At sa pagkakanulô'y palakhín ng̃ gabundók ang walâ kung dî gagadarak. Ang pagtatanggól sa katuwira'y dapat ihandâ ng̃ boong lihim, at paratníng bigláng tulad sa mabilís na hihip ng̃ buhawi, at ng̃ dî makapaghandâ ang kaaway.





## XX.

## Lihís na kapanḡahasan.

Naglílibot isáng hapon si Colatino't si Lucrecia sa ciudad nḡ Roma.

Nátagpûan nilá si Petronio, na isáng matandáng lalaking kakilala ni Colatino.

—¿Anó pô ang inyóng pinagmámasdan?—aní Colatino kay Petronio.

—Tinátanawan ko iyáng binatang naliliguid nḡ kanyáng mḡa kalaguyon,—anáng matandáng lalaki.—¡Kahabaghabág na binatà!—at sa mukhâ nḡ kagalanggalang na matandá'y nálimbag ang kapanglawan.

—¿Bakin pô kahabaghabág? ¿Anó pô ang nangyayari sa kanyá?—ang tanóng ni Colatino.

—Nahábabag akó,—anáng matandâ,—sa pagká't napakaaga nḡ kanyáng pagsugbá sa guitnâ nḡ mundo.

Tulad siyá sa hindî marunong magkuro-

kurong bulaklák, na walâ pa sa kapanahuna'y namúmukadkad na.

Hindî malayong siyá'y malantá ó agád malúoy pagtanggáp ng̃ mg̃a unang sinag ng̃ mainit na araw, samantalang nagháhandog ang mg̃a ibáng bulaklák sa impapawíd ng̃ bang̃óng ining̃at.

Hindî magagamit ang kanyáng mg̃a dahon ng̃ pahám na manggagamot, sa pagká't hindî gaya ng̃ mg̃a ibáng may tagláy na bisà.

—¿Bakit pô sinasabi ninyó ang ganyán?— ang tanóng ni Lucrecia.

—Sa pagká't dináramdam kong ang batang kulang pa sa danas ay mang̃ahás sumugbá sa pagtawíd sa ilog, na hindî muna humihirang ng̃ pampang at hindî pinagkukurokurong siyá'y maaanod at lulunurin ng̃ gahasang agos ng̃ tubig.

—Datapuwa't palibhasa'y magalíng lumang̃óy, siyá'y lulutang at makatátawid,—aní Lucrecia.

—Hindî pô marahil wastô ang inyóng pang̃ang̃atuwiran,—anáng matandâ; —pagkâ walâ pang ugát ang halaman ay salát sa katás na pangbuhay.

¿Anó pô ang mangyayari sa isáng pana-

nim na bahagyâ pa nagnanawnaw, kung pagdaka'y masapulán ng̃ mg̃a damóng sa kanyá'y sásakal?

¿Inaakalà pô bâ ninyóng makapagbubung̃a ang halamang naíinis ng̃ makapál na mg̃a damó?

—Hindî ng̃â pô makapagbubung̃a,—aní Colatino.

—Kung gayó'y sabihin ninyó kung anó ang inyóng nakikitang nangyayari ng̃ayón sa binatang iyán,—ang wikà ng̃ matandâ.

—Námamasdan ko,—aní Colatino,—na siyá'y may iláng kalaguyong kápuwâ binatà, na pumupuri at pumápalakpak ng̃ boong kagalakan sa bawa't sabihing pagmamatalás ng̃ isip ng̃ kaniláng liniliguid na bagongtáo, na nagmámayabang ng̃ pagsasalitâ sa kanilá.

—Ipagpatuloy pô ninyóng sabihin sa akin, guinoong Colatino,—ang mulíng sinabi ng̃ matandâ,—ang lahát ng̃ inyóng mahiwatigang guinágawâ ng̃ayón ng̃ bagongtáong iyán.

—Námamasdan kong siyá'y pinápasan ng̃ kanyáng mg̃a kasama.

Námamasdan kong sa karubdubán ng̃ galák ng̃ binatà'y lalong linálaksan ang kanyáng tinig at ng̃ máring̃ig siyáng magalíng ng̃ mg̃a nakaliliguid sa kanyá.

Námamasdan kong nakapagpápadilim na lubós sa kanyáng ísip ang ulit-ulit na sa kanyá'y pagpapalakpakan.

Námamasdan kong nagpápasimulâ na siyá sa pagkápaligaw sa mg̃a landás na hindî niyá kilalá.

Námamasdan kong ang talumpatì niyá'y mg̃a salitáng-hibáng.

Námamasdan kong pawang kaul-ulán na ang mg̃a sinasabi.

Námamasid kong ang lahát ng̃ mg̃a mungkahing sa kanyá'y inihúharap ay kanyáng pinasísiyahan ng̃ alinsunod sa anó mang kanyáng maisipang pawang kahaling̃án.

Námamasdan kong pinagwiwikâan niyá ng̃ masasakláp ang sino mang makipagmatuwiran sa kanyá.

Na kanyáng linálabag ang sumásalangsang sa kanyáng sinasabi.

Na ipinagng̃íng̃itng̃it niyá ang lalong maliit na kaing̃ayan.

Na áayaw niyáng papagsalitâin ang sino man, hindî umiimík ang lahát at pawang sumasang-ayon sa bawa't kanyáng sabihin.

Námamasdan kong siyá'y tumutung̃o dito sa ating kinálalagyan, tagláy ang pagmamalakí

ng̃ kanyáng kabutihan, palibhasa'y sinasapantahang karapatdapat ng̃â siyá sa mg̃a pagpupuri't pagdiriwáng na sa kanyá'y inihá handog. Hindî niyá naiisip na pawang paimbabáw lamang at bung̃a ng̃ hang̃ád na makapagpakitang loob sa kanyá't siyá'y mayaman.

Námamasdan kong pinaghaharìan niyá ang lahát ng̃ sa kanyá'y nakaliliguid, na pawang sumúsunod sa bawa't kanyáng iutos, at kaniláng ipinagpapatuloy ang sigawan sa pagpupuri sa mg̃a karapatán ng̃ binatà natin.

Námamasdan ko, sa kawakasan, na tagláy iyáng imbíng kapang̃ahasan, iyáng lihís na pagkâ waláng pitagan, kayó'y itinuturò ng̃ dalirì sa kanyáng mg̃a kalaguyo't upáng kayó'y libakín at pagtawanán, at tumutung̃o siyá rito upáng kayó'y pagsalitâan at hiyâin.

—¿Siyá ng̃â pô bâ?—anáng matandâ.

—Hindî pô mapag-aalinlang̃anan,—aní Colatino.

—Kung gayón,—ang sabi ng̃ matandâ,—hayâan pô ninyóng siyá'y lumapit.

Lumagáy pô kayóng mag-asawa sa aking likurán.

Huwág pô kayóng íimik at pakinggán ninyó siyáng magalíng.

Sakali't magsalitâ ng̃ mg̃a kahibang̃á'y inyóng ipagpaumanhín at kahabagán ninyó siyá. Nárito na ang binatà.

Pakinggán natin ang kanyáng mg̃a sasabihin.

—Sagutín ninyó akó, matandáng Petronio; ¿anó ang simulâ ng̃ dunong?—ang sinabi ng̃ binatà.

—¿Bakit mo ipinagtátanong sa akin,—ang sagót ng̃ matandâ,—ang isáng bagay na dapat mong maalaman?

—Sa pagká't sa mg̃a bibíg ninyó ibig kong máring̃ig,—ang sagót ng̃ binatà.

—Ang simulâ ng̃ dunong,—anáng matandâ,—ay ang matutong magkulang tiwalà.

—¿At alín ang pang̃ulong dunong ng̃ táo? —ang mulíng tanóng ng̃ binatà.

—Ang matutong kumilala sa kanyáng sarili;—ang sagót ng̃ matandâ.

—Matalas pô ang inyóng isip,—anáng binatà.

—At ikáw ay pang̃ahás,—ang wikà ng̃ matandâ.

—Ang táong hindî nang̃áng̃ahas, hindî nakapagtátawid-dagat.

—Datapuwa't linulunod ng̃ mg̃a alon ang bulág na isip na waláng daláng mainam na *brújula*,—ang paunawà ng̃ matandâ.

—Ganáp ang pagkakita ko sa daan,—ang sagót nğ binatà.

—Walâ kang nakikita kung dî ang pasimulâ lamang,—anáng matandâ.

—¿Mátutuklasan ko pô bâ ang wakás nğ daan?—ang tanóng nğ binatà.

—Alinlanğan akó,—ang tugón nğ matandâ.

—¿Bakit?—ang mulíng tanóng nğ binatà.

—Sa pagká't nabubulagan ka nğ isip; sa pagká't walâ kang patnubay, at sa pagká't ang mğa kalaguyon mo ang lalong malakíng hadláng upáng másundûan mo ang iyong adhikâ,—ang sagót nğ matandâ.

—Kung gayó'y anó ang marapat kong gawín?—ang tanóng nğ binatà.

—Magbalík ka ulî sa iyóng pinanggalinğan,—ang pasiya nğ matandâ;—maghandâ ka muna nğ baon; palusuguín mo ang nanglúlupaypay mong lakás; humirang ka nğ magagalíng na mğa kasama sa paglalakbáy, at kung magawâ mo na ang lahát nğ itó'y sakâ ka lumakad.

Isáng makulang tiwalang nğitî ang sumunğaw sa mğa labì nğ binatang iyón, at sakâ kinindatán ang kanyáng mğa kalaguyo.

—¿At sino ang mamamatnugot sa akin,—ang itinanóng pa nğ binatà,—upáng maluwal-

hatì akóng makaratíng sa wakás ng̃ aking hináhang̃ad tung̃uhin?

¿Ibig pô bâ ninyóng kayó na ang aking maguíng patnubay?

—Hindî akó makapang̃ahás,—ang malubáy na tugón ng̃ matandâ,—nápakabatà ang aking gulang; kulang tiwalà pa akó sa paglakad...

Isáng halakhák na pagtuyâ ang isinabád ng̃ binatà sa pantás na pang̃ang̃atuwiran ng̃ matandâ.

At guinayahan ang binatà ng̃ mg̃a pumupuri ng̃ paimbabáw sa kanyá.

At sabaysabáy na nang̃agtawanan ng̃ malakás, at pinuspós ang matandâ ng̃ masasakít na mg̃a pasaring.

Hindî umimík ang pantás.

Nang̃apoot ng̃ dî anó lamang sa gayóng paglapastang̃an sa matandâ si Colatino't si Lucrecia.

Ng̃uni't hindî silá sumagót.

Ang pagpipitagan sa bilin ng̃ matandâ ang siyáng pumípipi sa kanilá.

At ng̃ humupâ na ang pagkakaing̃áy, nagsalitâ ang binatà:

—Hindî ng̃â masamáng kurò ang hirang̃in kong tagapamatnubay sa akin ang isáng táong malabò na ang matá at nang̃áng̃alog na ang mg̃a tuhod.

¿Anó bâ ang pasiyá ninyó mg̃a kasama?

¿Makasunód kayâ ang matandáng itó sa matulin kong lakad?

—¡Kaul-ulán!—ang isinigáw na nang̃aghahalakhakan ang mg̃a pumupuri sa binatà.

—Halí kayó, sumama kayó sa akin, mahinang matandâ, ang patuyáng sabi ng̃ bagongtáo, at ng̃ mapapagtibay ninyó ang katotohanan ng̃ inyóng hatol.

—Huwág,—ang wikà ng̃ matandâ ng̃ boong kabanayaran ng̃ tinig.

Sa paglalakbáy mo‘y kasukatán na ikáw at ang mg̃a kasamang sa iyo‘y nakaliliguid.

Makasasagabal akó sa inyóng paglakad.

Magpatuloy ka sa iyong tinutung̃o.

Tiningnán ng̃ binatà ang matandâ ng̃ boong pagpapawaláng halagá, at sakâ nagsalitâ sa kanyáng mg̃a kaibigan:

—¡Kahabaghabág na matandâ! Nag-uulìan na.

Bigyán ninyó siyá ng̃ isáng larûan at ng̃ maglibáng na parang musmós.

Si Júpiter ang humabilin sa inyó.

—Samahan ka niyá, at kahimanawarì huwág kang ihandusay ng̃ kapagalan sa mabilís mong pagtakbó,—ang mahusay na sagót ng̃ matandâ.

At mulíng nangaghalakhakan ang mg̃a batà ng̃ paglibák at pagpapawaláng halagá sa matandâ.

At nang̃agsialís ang binatà't ang kanyáng mg̃a kalaguyong malakí ang ing̃ay sa pagtatawanan.

Ng̃ magkágayo'y hinaráp ng̃ matandâ si Colatino't si Lucrecia.

At sa kanilá'y sinabi:

—Hindî malalao't makikita pô ninyó ang binatang iyáng humihing̃al at nanglúlupaypay na nag-íisa, sa pagká't iiwan siyá ng̃ kanyáng mg̃a kalaguyo, na ng̃ayó'y sinusuob siyá ng̃ mg̃a pagpuring paharapan, hanggáng sa maubos niyáng maiwaldás ang salapíng minana sa kanyáng mg̃a magulang.

At kaiínipan niyá ang kanyáng sariling katawán, pagkainíp na tátagal magpakailán man.

At magkakagayon siyá, palibhasa'y hindî natutong umibig sa kanyáng sariling kataohan.

Unawâin ninyóng magalíng ang tunay na kahulugán ng̃ salitáng itó.

Ang tunay na umiibig sa kanyáng sariling kataoha'y gumágawâ ng̃ mg̃a bagay na dapat ikalugód sa kanyá ng̃ mg̃a táong may malilinis na budhî at matatalinong ísip.

Ang gumágawâ ng̃ mg̃a bagay na sukat

ikamuhî sa kanyá ng̃ mg̃a may wagás na pusò ay talagáng napopoot sa sarili.

Sa pagká't tayong lahát ay dapat magsikap at ng̃ tayo'y mahalín ng̃ lahát.

Sa makatuwíd bagá'y ng̃ lahát ng̃ táong marunong magmahál sa kapurihán.

Sa pagká't nakakapahamak iyáng mg̃a táong sumúsunod diyán sa binatang hubád sa kabaitan.

Sa pagká't iyán ang mg̃a magdarayang pumupuri ng̃ paimbabáw dahil sa kaniláng taksíl na adhikâ ó dahil sa kaniláng kahang̃alán.

At ang binatang nagpápalagay sa sariling siyá'y pantás ay isáng halíng, na napabubulag sa mg̃a pagpapaunlák na paimbabáw.

Tingnán ninyó kung paano ang mabilís niyáng pagtakbó sa daang patung̃ó sa karilimán.

¡Kahabaghabág na binatà!...

—May ipamámanhik pô akó sa inyó,—aní Colatino.

—Sabihin pô ninyó,—ang sagót ng̃ matandâ.

—Sumama pô kayó sa aming paglilibot dito sa ciudad, sa pagká't marami kayóng maituturò sa amin.

—Napahihinuhod pô akó ng̃ malakíng galák.



## XXI.

## ¡Halíng na kapalaluan! ¡Kahapishapis na kapabayâan!

—¿Bakit pô may sakít ang mg̃a kahoy na iyán?—¿Hindî pô bâ sa bung̃a ng̃ mg̃a kahoy na iyán nanggaling ang iguininhawa ng̃ bayang itó?

¿Bakit pô bâ damuhán ng̃ayón ang kabukirang iyáng dating hinahang̃àan ng̃ bawa't makapanood sa kalagûan ng̃ mg̃a halamang diyá'y nátatanim?

¿Namatáy pô bâ ang may arì?

Ang mg̃a tanong ni Colatino.

—Hindî pô namámatay ang may arì.

May sakít pô't nalálanta ang mg̃a kahoy na iyán, tulad namán sa kalungkutang dinára̍mdam ng̃ esposa, pagkâ siyá'y pinababayàan ng̃ esposong kanyáng pinakasísinta.

Naguing damuhán ang bukid na iyán, sa

pagká't kinalimutang lubós ng̃ may arì, at ipiñaubayà sa mg̃a upahang magsasaká na hindî tumútupad sa kaniláng katungkulan.

Napahikayat ang may arì niyán sa pangpahamak na udyók ng̃ pagpapalalò. Buhat ng̃ yumaman ay ikinahiyâ na ang kanyáng hanapbuhay; ipinalít ang kanyáng asaról at araro sa pagbibihis ng̃ mahahalagáng damít, at inihalili sa matamáng pag-aalagà ng̃ mg̃a halaman ang laguing pag-aalíw at hindî paggawâ ng̃ anó man.

At ang mg̃a kamalig ña ligpitan ng̃ mg̃a inaani'y guinawâ niyáng mg̃a *salón* ng̃ mg̃a piguíng, sayawan at katuwâan.

At ang dating pinaglálagyan ng̃ mg̃a kasangkapan sa pagsasaka'y pinunô ng̃ mahahalagáng mg̃a silla, mesa at ibá pang maririkít na mg̃a kasangkapan sa bahay.

Naguíng bahay ng̃ lugód at layaw ang kanyáng tahanang dating templo ng̃ kasipagan sa paghahanap-buhay.

Lumayô siyá sa dating kasalitàang mg̃a kápuwâ magsasaká.

Umayaw siyáng makipagkatoto kung hindî sa mg̃a guinoo at sa mg̃a tinatawag niyáng matataas na mg̃a táo.

Ang mğa kayamanang kanyáng inimpók, na bunğa nğ mğa inani sa kanyáng mğá pananím, ay guinugol sa mğa pagpaparanğalan.

At nalipós nğ utang.

Naghirap siyá nğ hindî kawasà.

Ang mğa anák niyáng lalaki'y naglagalág at nabubuhay sa pagdarayà.

At ang mğa anák na babae sa panğanğalakal nğ sariling katawán.

Samantalang siyá't ang kanyáng asawa'y napipilitang manghinğî nğ limós at nğ huwág mamatáy sa gutom.

Katulad nğ nangyayari sa táong iyán ang kinasapitan nğ isáng bayang inyóng kilalá.

Ang bayan nğ Alip.

Ang káunaunahang mğa táo sa bayang iyó'y pawang magsasaká.

Nagtaním silá nğ lubháng maraming punò nğ kahoy na namumunğa nğ guintô.

Nagpakasipag silá sa pag-aalagà nğ mğa kahoy na iyón.

Lumakí't lumagô ang mğa kahoy, at sa kapanahuna'y tumumbás nğ lubháng saganang bunğa.

Taóntaó'y maraming totoo ang inaani.

Yumaman nğ dî palák ang bayan nğ Alip.

Nagpagawâ ang mg̃a tagaroon ng̃ malalakí't mariringal na bahay, na kaniláng pinunô ng̃ mg̃a mahahalagáng kasangkapan.

Nag-adhikâ silá ng̃ maririkít na mg̃a damít.

Inubos ang káya sa pamimilí ng̃ sarisaring mahahalagáng hiyas.

Pinalagyán ng̃ mg̃a brillante patí ng̃ mg̃a sandalias.

At silá'y nang̃agtatlóng pangkát.

Pangkát ng̃ mayaman, pangkát ng̃ mg̃a nakaríriwasâ at pangkát ng̃ mg̃a mahihirap.

Ang mg̃a mahihirap ay hindî nangyayaring makirayamà sa mg̃a nakaríriwasâ at sa mayayaman, ang mg̃a pangguitná'y áayaw makirayamà sa mg̃a mahihirap at waláng sinusuyò kung dî ang mayayaman, at ang mayayaman ay nang̃agpápawalang halagá sa mg̃a nakaríriwasâ at sa mg̃a mahihirap, samantalang ang mg̃a mahihirap ay nang̃aíingguit sa mayayaman at sa mg̃a nakaríriwasâ.

Yaó'y isáng bayang waláng nang̃aghaharì kung dî ang kapalalûan, ang kaingguitán, ang pagpapawaláng halagá ng̃ isá sa isá.

Nang̃agkáwatakwatak ng̃â.

Pinaaralan ng̃ mg̃a mayayaman at ng̃ mg̃a nakaríriwasâ ang kaniláng mg̃a anák, hindî sa

pagsasaka, hindî riyán sa karunuñgang nagtuturò ng̃ magagalíng na mg̃a paraang nauukol sa paghahalaman, sa mabuting paglilináng ng̃ lupà, sa pag-uukol-ukol ng̃ dapat itaním na halaman, alinsunod sa anyó't kalagayan ng̃ lupà, ang pagpapatabâ ng̃ lupà't ng̃ lumusóg ang mg̃a halaman, ang lalong magaang na pangbungkál at pang-araro, ang mg̃a paraan ng̃ magaang na pagkuha ng̃ tubig sa ilalim ng̃ lupà ó sa mg̃a ilog, ilat ó sapà at ng̃ maipangdilíg sa mg̃a halaman, ang pag-aalagà ng̃ mg̃a kahoy at halaman, ang pagpapatabâ at pagpapalusóg sa mg̃a kahoy at mg̃a halaman, ang pagpuksâ sa mg̃a hayop na sumisirà sa mg̃a kahoy at sa mg̃a halaman, ang pagpitás ng̃ mg̃a buñga at ang paghahandâ at pag-iiñgat ng̃ mg̃a buñga hanggáng sa ipagbilí ó kanin, at ibá pa. Waláng nalalaman ang tagaroon liban na lamang sa kináguisnang mg̃a gawâ. Hindî nilá inibig maalaman ang mg̃a dunong na itinuturò ng̃ mg̃a aklát, na pawang buñga ng̃ matatalas na kaisipán, ng̃ mg̃a pagkakátaon at ng̃ mg̃a danas at nahiwatigan ng̃ sali't saling mg̃a táo sa ibá't ibáng mg̃a nación at sa ibá't ibáng mg̃a lahì. Ang boong akalà nilá'y sukat na at marahil ay labis pa ang kaniláng nalalaman. At tulóy

ngâ namán ang pamumunga ng guintô ng mga kahoy na kaniláng iniyayaman. Hindî nilá nakukurong ang lupà'y may kapagalan, nagkákasakit at may pagtandáng katulad din ng katawán ng táo. Panatag na totoo ang kaniláng loob, na ang kalagayang yaó'y waláng katapusán, kayá't hindî silá nagsísimpan sa bukas-makalawá, guinugugol nilá ng waláng awà ang kaniláng salapî sa mga waláng kabuluháng mga kaparangalanán at sa waláng likat na pagbilí ng mga hiyas, maririkít na mga damít at mga mahahalagáng mga kasangkapan, hanggáng sa silá'y mabalot ng utang. Ang aanihin sa taóng dárating at sa ikalawá't sa ikatló pang taón ay guinugugol na nilá sa taóng itó.

Pinapag-aral ang kaniláng mga anák sa pag-aabogado, sa pagmemédico; sa pagpafarmacéutico, at ibá pang dunong, nguni't sino ma'y hindî nag-aral sa lalong kinakailangan nila: sa nauukol sa pagsasaka.

Winili't binihasa ang mga anák sa layaw, sa malabis na pagmamarikít, sa guinhawa, sa hindî pangangasiwà sa lupang nagháhandog ng kasaganâa't galák.

Hindî man lamang guinamit nilá iyáng paraang inilálakas at ikinauunlak ng lahát ng

bayan: ang pagsasapisapì upáng makapagtayô nḡ mḡa gawàan nḡ sarisaring kinakailanḡan nḡ táo, sa pamamag-itan nḡ mḡa kaguilaguilalas na mḡa máquina; iyáng pagsasapisapi't nḡ makapagtayô nḡ mḡa *banco*, nḡ malalaking bahay-kalakal.

Ipinaubayà ang pag-aalagà sa mḡa kahoy na bumubunḡa nḡ guintô, sa mḡa upahan, sa mḡa waláng malay, sa mḡa mangmáng, sa mḡa waláng malasakit.

Napagál, tumandâ at nanghinà ang lupang dugô at buhay nḡ mḡa kahoy na bumubunḡa nḡ guintô.

Nḡ magkágayo'y lumaganap ang mḡa hayop na nagbigáy nḡ sakít sa mḡa kahoy na iyón, at palibhasa'y hindî guinamót, ó hindî natutuhan ang lalong ukol na gamót, nanḡalantá at namatáy ang mḡa kahoy na bumubunḡa nḡ guintô...

Naghinḡalô namán ang bayang dating pugad nḡ mḡa kasayahan, nḡ mḡa pagtataniman nḡ masamáng loob, nḡ kapalalûan, nḡ pagpaparanḡalan, nḡ kalupâan.

Naputós nḡ luksâ ang bayang mápagmarikit nḡ labis at mápagwalang halagá sa mḡa ibáng bayan.

Linamon nḡ mḡa magpapatubò ang kaniláng mḡa mahahalagáng hiyás, ang kaniláng mḡa maiinam na kasangkapan, ang kaniláng mḡa bahay, ang lahát niláng mḡa pag-aarì...

Nḡayó'y mḡa dukhâ, nḡuni't hindî rin nalilimutan ang kaniláng pinagkabihasahang kapalalûan, tulad sa nagpalalong ángel, na kahi't pumanḡit, namamahay sa dilím at sumasahirap na mataós at waláng hanggán, gayón ma'y palalò at palalò rin.

—Ang inyóng sinabi'y isáng kakilakilabot na parusa nḡ Lanḡit, na dapat lininḡin nḡ bawa't may pag-ibig sa kinamulatang bayan.





## XXII.

## Ang palacio nğ mayaman at ang dampâ nğ dukhâ.

Humintô ang mğa naglálakad sa tapát nğ isáng malakíng palaciong guibâ.

Nagpapakilala ang mğa pader nğ palaciong iyóng nğ una'y naguíng tahanan nğ kayamanan at kaguinhawahan.

Waláng nauukit na mğa sulat ó anó mang saguisag sa mğa pader na iyóng sukat pagkakilanlan nğ doo'y tumahán.

—¿Ibig pô bâ ninyóng maalaman ang kasaysayan nğ nangyari sa palaciong iyáng guibâ ngayó't waláng tumatahan kung dî mğa kabág at mğa hayop na karumaldumal?

—Sakali't nalalaman pô ninyó'y mangyaring sabihin ninyó sa amin,—aní Lucrecia.

—Akin pong sasaysayin sa maiklíng pananalitá't nğ huwág kayóng mapagál.

Ng̃ musmós pa akó'y laguing umuugong sa silong at mg̃a pintûan ng̃ palaciong iyán ang nang̃aglálabas masok na mg̃a panauhín.

Lumiliwanag sa mg̃a bintanà at loob ng̃ kabahayán ang maniningníng na mg̃a ilaw, na pinapang̃ung̃ulimlim ng̃ mg̃a mahahalagáng tabing na sutláng may mg̃a pamuting guintô't pilak.

Sa mg̃a pintûan ng̃ palaciong iyá'y hindî nakapasok kailán man ang mg̃a ulila, ang mg̃a dukháng báo, ang táong mabaít at malinis ang asal ó ang magsasakáng masipag at mápagmahal sa dang̃ál.

Kung napapa sa palaciong iyán ang mg̃a mahihirap ay lumiliguid at doon pumápanhik sa hagdanang talagáng laan sa mg̃a alipin, at sa gayó'y nakalíligtas silá sa mg̃a libák at tuyâ ng̃ mg̃a tampalasang alilà.

Datapuwa't laguing bukás ang mg̃a pintûan ng̃ palacio sa mg̃a táong mápagpaimbabaw, sa mápagbanalbanalan, sa mápanirang puri, sa mápagdunungdunung̃an, sa magdarayà, sa masaling̃atà, sa mapag-upasalà, sa magpapatubò.

Hidwâ ang pagmamataas ng̃ mg̃a nananahan sa bahay na iyón at hidwâ rin ang kadahilanan.

Sa pagká't isinasalig nilá ang pagmamataás na iyón sa may katapusáng mg̃a kayamanang sa bahagyáng dagok ng̃ kasawîang palad ay nálulugsô.

At gayón ng̃â ang nangyari.

Bigláng nagning̃as, isáng araw, ang palaciong iyán. Kagulatgulat ang pagkasunog.

At dumaló ang mg̃a táong bayan.

At sa udyók ng̃ malakíng habág ay pinagsikapan niláng patayín ang tumutupok na apóy.

Ng̃uni't nasayang ang kaniláng pagsusumakit.

Lumakí agád sa boong bahay ang kasindaksindák na alab.

At gumuhò ng̃ kakilakilabot na ugong ang maiinam na mg̃a bubung̃án.

At naguíng abó magpakailán man ang lahát ng̃ nilálamang mg̃a guintó't pilak, ang mahahalagáng mg̃a hiyas at ang maririkít na mg̃a kasangkapan.

Wang̃is sa bung̃ang̃à ng̃ *volcân* ang ning̃as ng̃ sunog na iyón, at sa loob ng̃ iláng linggó'y sino ma'y waláng nakalapit sa palaciong itó.

Ng̃ makaraan ang gayóng kapahamakán, walâ sino mang sumaklolo sa nasunog na palacio't ng̃ mulíng yarîin ang tinupok ng̃ apóy.

Nḡ maghirap na ang mḡa nanánahan diyá'y pinawaláng halagá na nḡ mḡa dating tumatawag sa kanilá nḡ katoto nḡ panahóng silá'y mayaman.

Nḡuni't nahabág sa kaniláng paghihirap at kahapishapis nḡ kalagayan ang mḡa dukhâ.

At nilimot nḡ mḡa marálitâ ang buhay ang mḡa pag-apíng nḡ una'y guinawâ sa kanilá.

At ibinahagui sa mḡa palalong nḡ una'y mayaman ang kaniláng pagkain.

At hanggáng sa pinatulóy sa kaniláng tahanan ang mḡa dating umáapi sa kanilá.

Datapuwa't hindî kinilala nḡ mḡa palalò ang gayóng kagandahang loob, ang gayóng pagkakaawang-gawâ'y nakapagpasakit pa sa mápagmataas niláng budhî, na siyáng malupít na verdugong umamís nḡ kaniláng buhay, sa guitnâ nḡ lalong kalaguimlaguím na paghihirap.

At nalagután silá nḡ hiningáng sino ma'y waláng tumulò ang luhà.

At naparam patí nḡ kaniláng libingan. Nḡayó'y walâ sino mang nakakaalam kung saan naroon ang kaniláng mḡa bunḡô.

Ang kapalít nḡ malungkót na nangyaring sinabi ko sa inyó'y masdán namán ninyó iyáng maliit na dampáng ating nátatanaw.

Nanahán diyán ang isáng abáng babae, na sa mg̃a gabíng malamíg, madilím ó umúunos ay nagpapatuloy sa dukháng naglálakbay.

Pinalúluklok sa paliguid ng̃ kanyáng apóy sa kalán ang mg̃a ulila.

Sinasaklolohan niyá ang mg̃a salantâ, bagá man siyá't salát din.

At madalás na pinainóm niyá ang makapangyarihan.

At hindî mamakailang pinasilong niyá sa kanyáng dampâ ang mg̃a mayayamang inaabot ng̃ unós ó bagyó.

At itinurò niyá ang daan sa náliligaw na naglálakbay.

At guinamit niyá ang boong buhay sa paggawâ ng̃ magalíng sa kápuwâ táo.

At ng̃ papaguingdapatin ng̃ Lang̃it na tawaguin siyá sa kabiláng buhay, tumang̃is ang lahát sa kanyáng libing̃an.

Nagtayô ang mg̃a táong bayan ng̃ isáng matibay na tandâ sa ibabaw ng̃ kanyáng baunan. Iniukit sa tandáng iyón ang kanyáng guiliw na pang̃alan.

At sa mg̃a sali't saling táo'y nananatili ang pagkaalaala sa kanyáng mg̃a dakilang guinawâ, at pinupuri siyáng waláng humpáy.

At bawa't táo sa bayang itó'y kung dumaraan sa tapát nitóng dampá'y tumitiguil munang sandalî, pinagmámasdan ng̃ boong paggalang at pag-irog ang tinahanan ng̃ mahál na babae, itinátaas ang mg̃a matá sa Lang̃it at ipinaiilanglang ang maning̃as at taimtím na dalang̃in.

At sakali't makita niláng sa dampá'y may anó mang kasirâang gawâ ng̃ mabang̃ís na panahón, kaniláng nilalapitan at hindî iniiwan hanggáng hindî napagyayaman ulî, hanggáng hindî nilá napapagtitibay ó naisasaulî sa dating kalagayan, ó magalíng pa kay sa dati.

Dahil sa ganyáng pagsintá ng̃ bayan sa kinikilala niyáng ulirán ng̃ kagandahan ng̃ pusò, ang dampáng iyá'y mananatili sa anyóng ating napapanood ng̃ayón sa loob ng̃ mahabang panahón.

At kahì man at máguibâ, ang mátitimbong mg̃a bató sa kinaguibâa'y pagpipitaganan ng̃ lahát, palibhasa'y talastás na naguíng tahanan ng̃ mápagkaawang gawâ.

Samantalang ang guibáng palacio'y kinamúmuhîan ng̃ bawa't makapanood, sa pagká't naguíng yung̃íb ng̃ kapalalûan, ng̃ kapang̃itan ng̃ asal, ng̃ ugaling mabang̃ís.

N̄alalaman na ninyó ang mg̃a nangyari sa palacio't dampáng kápuwâ ninyó nápanood.

Ng̃ayó'y maglininglining kayó't inyóng pagsumaguin.





## XXIII.

## Mĝa nangyaring mapagkukunang ulirán.

¿Bakit bagá kaya't hindî magkásiya ang táo sa tahimik at lihim na pagtatamó nĝ magandáng palad?

¡Ang pagmamalakíng loob, ang halíng at hidwáng pagpaparanĝalan ang siyáng kailán ma'y laguing umiiral at nakapapahamak sa táo!

—*¡Ang kinákamtan ko'y hindî ninyó tinátamo!*—ang salitáng karaniwang máriñgig.

At pagkaulinig nĝ gayóng saysáy ni Kainguitán at ni Panĝimbuló, na nanĝagdaraang waláng anó mang salaguimsím ang loob ay nanĝagsasabi:

—"¡Tingnan natin kung anó ang kanyáng tinátamo!"

Waláng kabuluháng ilapat na mabuti ang mĝa pintûan nĝ mápagparanĝalang nagtatamasa nĝ magandáng palad; pilit na makapapasok doon

ang kaaway, kahi't sa siwang man lamang ng̃ susîan upáng *manilip*.

At kung *makasilip* na, pagsisikapang pagnakawin ang magandáng palad ng̃ halíng na mapagparang̃alan.

Itó ang nangyari kay Colatino.

Itó ang nangyayari sa lahát ng̃ táo.

Ng̃ may isáng taón na, humiguít kumulang, ang nakararaan (na sa ganáng kanyá'y warì'y íisang araw lamang) na si Colatino'y esposo ni Lucrecia, ng̃ kanyáng pinakasísintang kagandagandaha't kátamistamisang si Lucrecia, siyá namáng pagtanggáp niyá ng̃ anyayang kumain sa palacio ng̃ haring Tarquino, na pinamagatáng *palalò*, dahil sa hilig niyá sa pagmamarikit at sa waláng hinayang niyáng pagwawaldás ng̃ salapî ng̃ bayan.

Ang haring itó ang nagpagawâ ng̃ Capitolio sa Roma.

Samantalang guinágawâ ang mainam at mahalagáng templong patungkól kay Júpiter na itinayô sa tuktók ng̃ bundók Saturno, násumpung̃an sa ilalim ng̃ lupà ng̃ mg̃a manggagawà ang ulong tumutulò pa ang dugô ng̃ isáng nagng̃angalang "Tolo".

Dito nagmulâ ang pang̃alan ng̃ itinayóng iyón:

*Caput Toli.—Cabeza de Tolo.* (Ulo ni Tolo) —*Capitolio.*

Sa pagká't naubos na ang lahát ng̃ salapî ng̃ bayan, dahil sa napakalabis na paggugol ni Tarquino, upáng mapahupâ ang mg̃a daíng, sumpâ at pagbubulungbulung̃an ng̃ kanyáng mg̃a sakóp, nagpasimulâ siyáng umísip ng̃ pakikibaka.

Samantalang nakikibaka ang bayan ay hindî dumáraing.

Ang paraáng itó'y totoong kilalá at laguing guinagamit, at kailán ma'y násusunduan ang hang̃ád ng̃ mg̃a áayaw na makáring̃ig ng̃ daíng ng̃ bayan.

Kayâ ng̃a't hanggáng naghíhintay si Tarquino ng̃ pagkátuloy ng̃ pakikibaka ay madalás gumágawâ ng̃ mg̃a piguíng.

Sinabi ko ng̃ kamág-ának ng̃ harì si Colatino.

Bagá man hindî kinalúlugdan ni Colatino ang kanyáng kamág-ának na harì, dahil sa kalupitá't kabang̃isán nitó, hindî nakapang̃ahás ang asawa ni Lucrecia na hindî pahinuhod sa anyaya sa kanyá.

Malabis ng̃ luang ang harapán ng̃ palacio ni Tarquino, na nátatayô sa daang Flaminia, at sa tapát ng̃ maluwang na pintóng pinapa-

sukan ay may isá pang pintóng dinaraanan ng̃ pagparoon sa mg̃a halamanan.

Sa dakong kaliwâ ay nároon ang dampâ ng̃ aliping lalaki, na bantáy-pintûan at ang pananamít ay pawang kulay "verde". Siyá ang may katungkulang sumigáw sa mg̃a panauhín, sakali't sa isáng pagkalibáng ó pagkalimot ay hindî guináganap sa pagpasok ang dating kaugalîan:

—¡Ang kanang paa! ¡Ang kanang paa!

Ipinalálagay ng̃ mg̃a tagá Roma, ng̃ panahóng una, na pinanggagaliñgan ng̃ malakíng kabuwisitan, ang maunang gamitin ang kaliwáng paa sa pagpasok sa mg̃a lugar na dapat igalang, gaya ng̃ mg̃a templo at ng̃ mg̃a palacio ng̃ mg̃a dakilang punong-bayan ó mg̃a mahál na táo.

Sa dakong kanan ay nároon ang hagdanang mármol na itím, na patung̃ó sa kakanán ó *triclinium*, malapad na salas na napapamutihan ng̃ maraming "pintura", na kinámamasdan ng̃ mg̃a bantóg na nangyari ng̃ káunaunahang panahón, at naliliwanagan ng̃ apat na candelabrong guintô, na may tagláy bawa't isá ng̃ lubháng maraming mg̃a ilawán, kayá't nang̃agsasabog ng̃ maniningníng na kaliwanagan.

Nḡ panahóng yaó'y hindî gumagamit ang mḡa tagá Roma nḡ mḡa silla; ang guinagamit nilá sa pagkai'y hihigáng malambót at totoong maguinhawang hiligan.

Mulâ ang panḡalang "triclinium" (*tres lechos*, tatlóng hihigán) sa kaugalîang huwág maglagáy kung dî tatlóng hihigán sa paliguid nḡ mesa, at pinababayâang bukás ang ikapat na tabí at nḡ doon makalapit ang mḡa naglílingkod.

Maguinhawang makaúupô ang tatlóng táo sa bawa't hihigán.

Ang lalong malakíng hihigán ay apat lamang panauhín ang nakalalagay, sa pagká't ang karaniwa'y aayaw ang mḡa tagá Romang kumain sa mesa ang lalampas sa labingdalawá.

Ang kinauugalîang linálagyan nḡ may-arì nḡ bahay ay ang higâang na sa kanan, sa dulo nḡ mesa. Buhat diyá'y nalalaganapang magalíng nḡ tanáw ang lahát at magaang na makapag-uutos sa mḡa alipin nḡ dapat niláng gawín sa paglilingkod.

Siyám ang panauhíng inanyayahang kumain sa palacio nḡ haring Tarquino sa araw na sinasabi namin.

Siyám na táo, na kabilang ang nag-anyaya't ang kanyáng dalawáng anák: ang príncipe Sexto at ang príncipe Aroncio.

Lumagáy si Colatino sa pag-itan ng̃ dalawáng príncipeng itó, at pagkatapos na mabuhusan ang ibabaw ng̃ mg̃a paa at ang mg̃a kamáy ng̃ pinalamíg na tubig, alinsunod sa kaugalîan ng̃ mg̃a romano, dinalá sa mesa ang mg̃a unang pinggan, ng̃ pagkaing linutong *lirón* (isáng hayop na ang kawang̃is ay dagâ) na may kahalong pulót, iláng mg̃a ibon at minatamisáng ciruela na galing sa Damasco na may katás ng̃ *granada.*

Sa pagmamayabáng ng̃ haring Tarquino na siyá'y totoong pantás sa pagkain, atas niyá sa mg̃a panauhíng huwág niláng búbukhin ang bibíg, lalonglalò na sa unang kalaghatîan ng̃ pagkain, kung dî sa pagng̃uyâ lamang at paginóm, at ang sinasabi niyá'y nakasisirà raw ng̃ malabis sa ganáp na paglasáp ng̃ kinakain at ng̃ mg̃a alak.

*Kung ang kasama mo ay mg̃a halimaw*
*ang atung̃al nilá'y iyong sasaliwan.*

Bukód sa ang katotohanan ay pawang masasaráp ang mg̃a haying pagkain at gayón din ang mg̃a alak.

Bagá man katutubò ni Colatino ang kaugalîang kumain at uminóm ng̃ katamtaman lamang, napilitan siyáng makisang-ayon sa inaasal

ng̃ lahát, at sa pagká't hindî siyá makapagsalitâ, siyá'y kumain at uminóm ng̃ higuít sa kanyáng nauugalîan.

Kayâ ng̃a't ng̃ ihandóg na ng̃ mg̃a alipin ang ikatlóng pagbabago ng̃ mg̃a hayin, ang asawa ni Lucrecia'y supíl na ng̃ napakalabis na kasayahan.

*In vino veritas.*

Na itó ang maipalálagay na kahulugán:

*Makikilala mo ang tunay na asal*
*ng̃ alín mang táo, kahi't matimpî man,*
*kung siyá'y lang̃ó na't ang baít na tagláy*
*sa bisà ng̃ álak ay pinagdídimlan.*

Dating si Colatino'y mabaít, lubháng katiwalang loob.

Lalong pinalagô ang asal niyáng itó ng̃ sing̃áw ng̃ alak Falerno; at sa tulong ng̃ kanyáng kauntíng kalasiñg̃án, ay napawì sa kanyáng kalooban ang pagkatantóng ang haring Tarquino'y malupít at mapagpahirap sa kanyáng sakóp na bayan, at sa sandalíng iyó'y waláng sumaisip niyá kung dî ang harì'y kanyáng malapit na kamág-ának, na dapat niyáng mahalín at ipagmalasakit.

At sa kawakasa'y walâ siyáng nagúgunitâ sa sandalíng iyón kung dî si Tarquino'y dapat

niyáng kilalanan nḡ utang na loob, dahil sa ipinakikitang kagandahang pusò at matimyás na pakikisama.

Ang mḡa ibáng panauhín, humiguít-kumulang, ay gaya rin ni Colatino ang kaniláng kalagayan.

Malabis ang pagkaalam nḡ mapagdayang harì nḡ kanyáng guinágawâ, kayá't pinipilit niyáng silá'y huwág magsalitâ muna at pawang manḡalanḡó, at kung lasíng na'y waláng salang pawang manḡagsisitabil nḡ waláng túos.

Tulad sa aking sinabi na, binabalak nḡ haring bakahin ang mḡa Rútulos, panḡalan nḡ isáng maliit na bayang na sa pasigan nḡ Lacio, at dahil sa ganitóng nais niyá, bagá man hindî siyá nagkakailanḡan nḡ mḡa hatol at pasiyá nino man, sa pagká't palibhasa'y isáng haring guinágawâ ang bawa't maibigan, at waláng anó mang sinúsunod liban na lamang sa udyók nḡ sariling kalooban, gayón ma'y nagkúkunuwang humíhinḡing tanóng sa iláng mḡa panḡulong guinoo sa Roma.

Si Colatino at ibá pang mḡa panauhín ay nabibilang sa mḡa panḡulo't matataas na guinoo.

—¿Anó ang inyóng maibíbigay na kahatulán sa akin, mḡa katoto?—ang bigláng sinabi

ng̃ harì.—Sa kátapustapusa'y tumangguí ang mg̃a Rútulos sa pagbabayad ng̃ isáng bagong buwis na iniatang ko sa kanilá upáng silá'y makatulong sa akin sa pagpapagawâ ng̃ isáng templo kay Júpiter. ¿Masamâ bagá kayâ ang aking gágawin, kung akó ang pumaroon at akó ang kumuha sa kaniláng mg̃a bulsá ng̃ salapíng ipinang̃ahás niláng huwág ihatíd dito sa aking palacio?

—¡Hindî! ¡hindî!—ang pagdaka'y isinagót ng̃ lahát. Sumasaiyo ang katuwiran, Tarquino. Mg̃a waláng pitagan ang mg̃a Rútulos, at kinakailang̃ang silá'y parusahan.

—¡Kubkubin natin ang Ardea, na kaniláng pang̃ulong bayan!

—¡Isáng pang̃ulong bayang gagapalad ng̃ kamáy ang lakí, na dî mangyayaring makatagál ng̃ walóng araw sa mg̃a hukbó nating bayani!

—¡Iwáwasak nating mabuti ang Ardea hanggáng waláng mátirang bató na nakapatong sa kápuwâ bató!

—¡At dadalhin natin dito ang lahát ng̃ mg̃a nanánahan doon upáng silá'y gawín nating alipin!

—At patí ng̃ mg̃a babae, lalonglalò na kung

magagandá; sa pagká't ¡aláng-álang kay Castor! ¡may ilán ng̃ panahóng totoong madalang na sa Roma ang babaeng magandá. Kahi't anó mang paraan ang gawín ay hindî makakita rito ng̃ isáng *mababaeng* may kahalagahán!

Ang nagsalitâ ng̃ ganitóng bagay ay ang príncipe Sexto, na pang̃anay na anák ng̃ haring Tarquino.

Si Sexto'y totoong hilig sa mg̃a pang̃it na gawâ, lubháng gumon sa kahalayan. Walâ siyáng kinikilalang kapangyarihan, walâ siyáng iguinagalang na kautusán, pagkâ nauukol sa ikapagtátamo niyá ng̃ layaw ng̃ kalupâan.





## XXIV.

## Ang limbás at ang sisiw.

Isáng kakilakilakot na kapusungán, isáng kaimbiimbihang gawâ ni príncipe Sexto ang siyáng bumalot sa kanyá ng̃ pagkarimarim at mataós na galit ng̃ lahát ng̃ tagá Romang marunong magmahál sa dang̃ál at kalinisan.

Buhat sa unang mulâ ng̃ Roma ay nagpagawâ roon si Numa Pompilio ng̃ isáng templo na patungkól kay Vesta, diosa ng̃ apóy.

Upáng maglingkód sa templo'y nagtatag si Numa ng̃ apat na sacerdotisa, na pinapaguing anim ng̃ unang haring Tarquino.

Hinihirang ang mg̃a "vestal" sa mg̃a batang babaeng may anim hanggáng sampóng taóng gulang, kinakailang̃ang waláng anó mang dung̃is ang kalinisan ng̃ káluluwa, waláng anó mang kasirâan ang katawán at mg̃a anák ng̃ mg̃a magugulang na may kapurihán.

Lalong dakilà at iguinagalang ang katung-

kulang vestal kay sa pagká sacerdotisa nḡ Athenea sa Ática.

Pinagkalooban ang mḡa vestal nḡ mḡa tanḡì at malalakíng kamahalan at daǹgál, na ang bilang kapalit lamang ay papapanatilihin nilá ang kaniláng pagkavirgen hanggáng sa gulang na tatlompóng taón.

Silá ang mḡa tanḡing babae sa boong sakóp nḡ Roma, na nakapamamahalà nḡ kaniláng mḡa pag-aarì, na hindî kinakailanḡang pakialaman nḡ "curador", nḡ táo bagáng tagá pamanihalà nḡ mḡa pag-aarì nḡ mḡa kulang pa sa gulang.

Kung silá'y lumalakad ay pinapatnubayan silá nḡ isáng "lictor", unlák na ang mḡa magistrado lamang ang nagtátamo, bukód sa kanilá.

Katimbáng nḡ isáng salitâ nilá ang dakilang panunumpâ nḡ ibáng babae sa ciudad.

Ang táong may sala na kaniláng mákasalubong ay nagtátamo agád agád nḡ patawad sa kaparusahán.

Sukat na sa kanilá ang kagandahang kaloob nḡ Lanḡit. Hindî silá nakapagsusuot nḡ mahahalagáng damít at maririkít na mḡa hiyas.

Laguing naliliguid silá nḡ lalong mataimtím na paggalang nḡ lahát.

Pinarurusahan ng̃ kamatayan ang pang̃aháس na lumabág sa kanilá.

Silá ang may katungkulang dumaíng, manalang̃in at maghayin upáng kamtán ng̃ Roma ang kapayapâan, kasaganâan, guinhawa at dang̃ál.

Katungkulan din nilá ang pag-aalagà sa mahál na apóy at ng̃ huwág mamatáy kailán man.

Silá ang nag-iing̃at ng̃ isáng larawang kahoy ni Minerva, diosa ng̃ dunong, na kung tawaguin ay "Palladium". Ipinalálagay ng̃ mg̃a romanong malakí ang kapakinabang̃áng tinátamo ng̃ bayan sa pagtatangkilik ng̃ larawang iyón.

Ng̃uni't ipinapapalò ang vestal na sa kanyáng pagkalibáng ó sa anó mang dahil ay pabayâang mamatáy ang mahál na apóy.

At kakilakilabot ang parusang ibiníbigay sa vestal na sumisirà ng̃ kanyáng pagká virgen.

Ang lalaking sumirà sa kanyá'y pinapalò hanggáng sa mamatáy.

Ipinapasok ang vestal na nagkasala sa isáng maliit na yung̃íb na may isáng maliit na higán, isáng lámparang may ilaw, kaunting tinapay, tubig at lang̃ís.

Kung nasasaloob na ng̃ libing̃ang iyón ang nagkasalang vestal, tinátakpan ang pintûan ng̃

batóng magalíng ang pagkakalapat at sakâ tinátatakan nĝ isáng panaták at nĝ sino ma'y huwág manĝahás magbukás.

Nalálaguim sa araw na iyón ang boong ciudad.

Nanĝaglúluksâ ang lahát: sinásarhan ang mĝa tindahan.

Sa alín mang dako'y waláng náriringig na inĝay, sa pagká't dahil sa nangyayari'y inaakalang nagbabalà sa nación ang isáng malakíng sakunâ.

Iláng buwán pa muna bago gawín ang piguíng na aming sinaysáy, kinasama ang príncipe Sexto nĝ kanyáng haring amá sa panonood nĝ isáng paghahayin sa templo ni Vesta.

Nakita roon ni Sexto ang isáng sacerdotisa ó vestal na nagnĝanĝalang Galeria Fundana, na pagkágadaganda.

Sinabi ko nĝ hindî nakilala kailán man ni Sexto ang anó mang hadláng sa kanyáng mĝa hanĝád.

Palibhasa'y anák nĝ harì'y tagláy niyá ang mĝa tanĝing kapangyarihan at karapatán, at dahil sa gayó'y nangyaring nakalapit siyá kay Galeria at pagpahayagan itó nĝ kanyáng pag-ibig.

Sakâ kung totoo mang magandá si Gale-

ria'y totoong kágandagandahan namán ang anák na lalaki ng̃ haring Tarquino.

¡Bukód sa kung matimyás at marubdób makiusap si Sexto'y lubhâ namáng nápakamairuguin at malambót ang pusò ni Galeria!...

Sa isáng salitâ, pagkatapos ng̃ sandalíng paglalaban ng̃ dalaga sa kanyáng kalinisa'y napahinuhod sa kawakasang silá'y magkausap pagkahating gabí.

¡Hindî lamang nilimot ni Galeria ang kanyáng panatang magpapakalinis sa káluluwa't katawán hanggáng sa gulang na tatlompóng taón; hindî lamang nilimot niyá ang mg̃a kalaguímlaguím na mg̃a parusang laan sa mg̃a nagkakasalang vestal, kung hindî nagkaroon siyá ng̃ kahinàan ng̃ loob na ipahintulot sa príncipe Sexto, na sa siping ng̃ mahál na altar, na pinagniningasan ng̃ dakilang apóy, ay ulit-ulitíng sabihin sa kanyáng makalilibo ang lubháng malakíng sa kanyá'y pag-ibig!

¡At kung nagkásiya na ng̃â bâ lamang sa panánalitâ!...

Sa dakong dulo ng̃ salas ang kinatátayûan ng̃ altar, sa likurán ng̃ altar na itó'y may isáng pinakasilíd, at dito'y may isáng hihigáng gamit ng̃ mg̃a vestal kung gabíng silá'y nag-

bábantay ng̃ dakilang apóy at ng̃ huwág mamatáy...

Kinaladkád ni Sexto ang mairuguíng si Galeria sa silíd na iyón...

—Galeria kong sintá;—aní Sexto,—sa sandalíng itó'y kinákamtan ko ang lang̃it, ang kaluwalhatîan; pahinuhod ka ng̃ maluwág sa loob, ipalasáp mo sa aking kusà ang boong katimyasán ng̃ iyong pagsintá!...

—Hindî kailâ sa iyo, Sexto, kung gaano kadakilà ng̃ pagkakasalang aking tikís na guinágawâ; natátalos mo rin namán ang kakilakilabot na parusang sa aki'y nalalàan; gayón ma'y ipinípikit ko ang mg̃a matá ng̃ aking pag-iisip, inaalintana kong lahát, linálabag ko ang lahát, ang lalong dapat igalang, sa pagká't itinutulak akó sa iyong mg̃a bisig ng̃ ning̃as ng̃ dî ko mapaglabanang pagsintá. ¡Tanggapín mong boòngboò ang aking pusò, ang aking káluluwa, akó'y iyong iyo!

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Nalimutan ng̃ dalawá ang nagtutumuling panahón.

¡Ng̃ silá'y lumabás doo'y patáy na ang dakilang apóy!

Namutlâ ng̃ dî kawasà ang kahabaghabág

na dalaga nḡ mámasdan niyá ang anyô nḡ malamíg na abó.

Datapuwa't palibhasa'y naghahar̀i sa kanyá ang lalong taimtím na pag-ibig sa lalaking iyóng naglugsô nḡ kanyáng kapurihán, ipinanḡilag ang kasintahan sa pagkapahamak, at bigláng nagsalitâ:

—¡Halá, tumakas ikáw ágad-agad! ¡Akóng mag-isá ang magtítiis nḡ parusa!

Hindî na hinintáy nḡ duwág na príncipe na ulitin pa ang gayóng pananalitâ..., tumakas nḡ waláng linḡóng likód. Hindî man lamang pinanimdím ang imbíng kasasapitan nḡ abáng napahinuhod sa kanyáng pagsamò.

Datapuwa't nasalubong siyá nḡ isáng aliping babae at siyá'y nakilala, nḡ marahang lumálabas siyá sa templo, kayá't karakaraka'y nagtatakbo't nagsumbóng ang aliping iyón sa makapangyarihang pontífice.

Sa kasalanang pagpapabayà sa pag-aalagà nḡ dakilang apóy ay náragdag ang lalong malakíng salang pagpapakasirà sa kanyáng pagkavírgen, ayon sa pasiyá nḡ mḡa hilot na babaeng kumilala sa kalagayan ni Galeria.

Ang dalaga nḡang itó'y hinatulang ibaóng buháy, ayon sa paraang sinabi ko na.

Tungkól kay Sexto namán, kahi't pinatotohanan ng̃ aliping babaeng siyá ang nakitang lumabás sa templo ng̃ gabíng iyón, kahi't ang boong baya'y nagbulungbulung̃an at nag-akalang hing̃ing siyá'y parusahan, waláng hukóm na nagkaroon ng̃ tapang na siyá'y pag-usiguin at lapatan ng̃ ukol na parusa.

At ang nangyari pa'y násumpung̃an, isáng umaga, ang bangkáy ng̃ aliping babaeng nagsumbóng. Ayon sa pasiyá ng̃ mg̃a pantás na manggagamot ay namatáy ang aliping iyón dahil sa pagkásakal. Nababakas pa sa kanyáng liig ang kamáy ng̃ sumakál. ¡Malakí ng̃ang kasakunâan ang tinátamo ng̃ nang̃áng̃ahas magsumbóng laban sa matataas na táo at may kapangyarihan.

At ang lalò pang kápang̃itpang̃itang guinawâ ng̃ príncipe Sexto'y bukód sa hindî na niyá kinilalang utang na loob ang pagpapaumanhin at pagyurak sa kautusán ng̃ may mg̃a katungkulang papagpitaganan ang katuwiran, bukód sa hindî na siyá nahabág sa abáng ipinahamak ng̃ kanyáng malabis na hilig sa kalupâan, ay hindî siyá nang̃imì muntí mang ipagparang̃alan pa niyá sa kanyáng mg̃a katoto ang matimyás na lugód at layaw na kanyáng

tinamó nḡ gabíng kamtán niyá si Galeria. At idinugtóng pa nḡ anyóng palibák ang ganitóng sabi:

—Hindî dapat ikahapis nino man ang pagkamatáy ni Galeria. Kung nagtaksíl man siyá kay Vesta, na diosa nḡ apóy, humandóg namán siyá kay Venus, na diosa nḡ pagsintá. Marahil nakapagbigáy alíw sa kanyá ang ganitóng kaisipán nḡ naiinis na siyá sa yunḡíb na sa kanyá'y pinaglibinḡán.

Dilidilihin nḡ mḡa dalaga ang nangyaring itó.





# XXV.

## Ang katabilá'y nagbubunĝa nĝ kapahamakán.

Sa príncipe Sexto nĝâ, na dumáraing, na sa Roma'y kulang nĝ mĝa babaeng magagandá, sa lalaking iyán sumagót nĝ waláng katalinuhan si Colatino:

—¡Walâ sa katuwiran ang sinasabi mo, Sexto! Hindî kulang sa Roma nĝ babaeng magagandá, na gaya nĝ bagong kasásaysay mo. At ang katotohanan...

—¿Ang katotohanan?

Nag-alap-ap si Colatino.

Dumaan sa kanyáng baít ang isáng kisláp nĝ katalinuhan.

Datapuwa't ang guinawâ ni Sexto, na sa palasinsinĝan nitó'y numíningning ang isáng sinsíng na guintóng dalisay, na ang tampók ay bituing patalím, tandâ nĝ kanyáng pagkâ

anák-mahál, sinalinan ang copa, hanggáng sa mapunô, ng̃ masaráp na alak Falerno, na may isáng daang taón na ang gulang, sakâ iniabót kay Colatinong kasabáy ng̃ pagsasalitâ:

—¡Ang katotohanan, ang katotohanan! Ting-nán natin, Colatino. ¡Sabihin mo sa akin ang pang̃alan ng̃ isáng babae sa Roma, na karapatdapat tawaguing tunay na magandá!

Inabót ni Colatino ang copa ng̃ alak at kanyáng ininóm na lahát, at sakâ sumagót:

—Ng̃ayó'y sasabihin ko sa iyo.

—¿Sino ang babaeng sinasabi mo?

—¡Ang aking asawa!

—¿Ang asawa mo?—aní Sexto.—Ang katotohanan ay nag-asawa ka ng̃ taóng nagdaan. Walâ akó rito ng̃ ikáw'y ikasál, sa pagká't nakikibaka akó noon sa mg̃a Volscos; itó ang dahilá't hindî akó nakadaló sa piguíng ng̃ iyong kasál. Kung hindî masamâ ang aking pagkatandá'y nag-asawa ka kay Lucrecia, na anák ni Espurio Lucrecio Triciptino?

—¡Oo!

—At dapat ilakí ng̃ loob ni Colatino ang pagkapag-asawa mo kay Lucrecia,—ang isinabád ni Druso Vitelio, na isá sa mg̃a panauhín,—sa pagká't ang katotohana'y lubós ang kanyáng ka-

gandahan, bukód sa totoong mabaít at mahál ang asal.

—¡Oh, mahál ang asal!—ang mulíng isinagót ni Sexto, na umíiling ng̃ boong pagpapawaláng halagá:—iyá'y isáng hiyas ng̃ babaeng hindî mapaniniwalâan.

—¿Bakit?—ang tanóng ni Druso.

—Ipinamámanhik ko sa inyóng sa akin ay sabihin: ¿anó ang tinatawag ninyóng kamahalang asal ng̃ isáng babae?—ang wikà ni Sexto.

—Ang pag-iing̃at sa karang̃alan ng̃ kanyáng puri,—ang isinagót ni Colatino.

—At sakâ ang kakulang̃án nating mg̃a lalaki ng̃ sukat mapag-aliwán,—aní Sexto.

—Bakâ sakaling inaakalà mong...

—Sa kawakasan,—ang ipinatuloy na pananalitâ ng̃ anák ni Tarquino,—akó'y kusang napatatalo na sa inyó. ¡Sa Roma'y may isáng babaeng magandá, at ang magandáng babaeng itó'y ang asawa ni Colatino! ¿Hindî ba totoo, guiliw kong pinsán, na akó'y pinahihintulutan mo, na búkas, sa araw, ay pumaroon akó sa bahay mo at ng̃ aking tingnán kong tunay ng̃â ang sabi mo?

—Diyatà bagá't...

—¡Hindî, hindî sa pagkukulang ng̃ paniniwalà sa sabi mo!

—Kung gayó'y...

—¡Hindî sa anó man, kung dî ng̃ mahandugán katá ng̃ ganáp na pagpupuri kung makita ko na ang iniing̃atan mong kayamanan sa buhay, kung mahang̃âan ko na ang waláng kahulilip na kapalarang iyong kinamtán!

Hindî ng̃â nangyaring tumangguí si Colatino sa gayóng kahing̃ìan.

Ng̃uni't sa kanyáng pahihinuhod, sa pamamag-itan ng̃ isáng bahagyáng tang̃ô, kumabá ang kanyáng pusò't warì'y nakikinikinita niyá ang mangyayari sa hináharap na panahón.

Sa kanyáng sarili'y nagsisi siyá ng̃ mainam sa kadalasán ng̃ kanyáng dilà.

Nagtátapos na ang piguíng.

Gumágabi na.

Bawa't isá sa mg̃a panauhín ay huming̃íng pahintulot sa mahál na harì at ng̃ silá'y makauwî na.

Pagkatapos, ang iláng nagdáramdam pang "uhaw", bagá man magaling ng̃ totoo ang pagkakabarik, ay nagsiparoon sa kanikaniláng kasuking "termópolo", mg̃a tindahan bagáng pinagbibilhan ng̃ sarisaring binabarik, tulad sa tinatawag ng̃ayong "bar", na ng̃ panahóng iyó'y nagbíbili ng̃ alak na inilutong may lahók na

pabangõ, at sakâ ibá't ibáng bagay na "licor".

Ang mĝa ibá namá'y umuwî sa kanikanilang bahay, kahi't nagpapaguirayguiray sa daan

Si Colatino'y isá sa mĝa nagsiuwî.





## XXVI.

### Paninimdím.

Hindî nalao't dumating si Colatino sa kanyáng tahanan.

Pinalipas ang kanyáng kalanḡuhán nḡ malamíg na hihip nḡ hanḡin sa gabí, at lalonglalò na nḡ kanyáng mataós na paninimdím dahil sa kahalinḡáng kanyáng nasabi sa malupít na kanyáng pinsang si príncipe Sexto.

Hiníhintay siyá ni Lucrecia, na naglílibang sa pagsulid sa "tablinium", isáng bahagui bagá nḡ bahay na nauukol sa pinag-aayusan nḡ mḡa babae.

Humintô si Colatino sa makapasok nḡ pintûan at pinagmasdán ang kanyáng asawa.

Pagmamasíd na kinahahalatâan nḡ malakíng kalungkutang lihim.

—¿Anó ba ang nangyayari sa iyo, irog niríng buhay?—ang tanóng ni Lucrecia, na nang-

guíguilalas sa anyô ng̃ kanyáng esposo.—¿Hindî ka ba nagtamóng galák sa pagkátanggáp sa sa iyo ng̃ haring Tarquino.

Sásagot na sana si Colatino ng̃:

—¡Ay, sa abâ ko! ¡Walâ akóng sukat masabi na paglabág ng̃ ibá sa akin. Akó ang kusang tumampalasan sa akin ding sarili.

—Ng̃uni't kinapós siyá ng̃ tapang upáng masabi ang gayóng bagay.

Ang isinagót na lamang niyá'y:

—Totoong magalíng ang pagkátanggap sa akin ni Tarquino.

—Kung gayó'y...

—¿Anó, aking Lucrecia?

—¿Anó ang iniisip mo at nakatitig ka sa aking hindî umíimik? ¿Anó at sa mg̃a matá mo'y nangguiguilid ang luhà?...

—¡Luhà!—ang bigláng sinabi ni Colatino, at dalidaling pinahid ang kanyáng mg̃a matá, na basâ ng̃ luhà ang katotohanan.

—Oo, oo: ¡nakita mo na, pinapahid mo ang iyong luhà!

—At bakit akó íiyak, ¿hindî ba akó ang lalong mapalad sa lahát ng̃ mg̃a lalaki?

—¿Kung gayó'y bakit?

—¿Sinísinta mo akó, hindî ba totoo, aking Lucrecia?

Si Lucrecia'y ngũmitî.

¡Kásarapsarapang sagót!

—¡Nakita mo na, liyág ng̃ káluluwa, na waláng anó mang sukat maguíng kadahilanan ng̃ isásamâ ng̃ aking loob!

—Gayón man!...

—¿Hindî ka pa ba naniniwalà?

Umupô si Colatino sa tabí ng̃ kanyáng kágandagandahang esposa.

Mulíng pinagmasdán niyá ang kanyáng asawa, sa udyók ng̃ taimtím na pagsintá. Isaisang hinang̃âan niyá ang kalugodlugód na gandá ni Lucrecia; ang kanyáng mg̃a buhók na kasíng itím ng̃ pakpák ng̃ uwák, ang kanyáng makinis at kaputiputiang balát, ang kanyáng mabilog na pang̃ang̃atawang napaghahalatâ sa mg̃a lupî ng̃ suot na "estola" ó "túnica", ang maayos at maumbók na dibdíb na natátakpan ng̃ "strophium", "corpiño" ng̃ mg̃a tagá Roma, na siyáng kaniláng pinaká "corsé".

—¡Oh! ¡Pagkágandagandá mo! ¡Pagkágandagandá mo!—ang bigláng sinabi sa kawakasan.

Mulíng ng̃umitî si Lucrecia

—¡Ganyán din ang sabi mo sa akin ng̃ unang araw ng̃ kitá'y ikasál.

—¡Kayâ gayó'y dahil sa aking napagkiki-

lala, ngayóng gaya rin ng tayo'y ikasál, ang kalakilakihang kautangán ko sa Langit at linoob na maguíng kasama ko ikáw hanggáng nabubuhay!

—¡Pinakasísinta kong Colatino!

—¡Oh, kung mawalâ ka sa akin!

—¡Anóng sinasabi mo!

—¡Kung nakawain ng ibá ang pag-ibig mo sa akin sa alín mang araw!

—¡Mawalâ akó sa iyo! ¡Nakawin sa iyo ang aking pag-ibig!

—Oo; aking Lucrecia; ¡kakilakilabot kung magkágayon!

—¿At anóng dahil at nanganganib kang mawalâ akó sa iyo?—ang tanóng ni Lucrecia, na naliligalig.

—¡Naháhaling akó! Huwág mong panimdimín ang aking mga pananalitâ, naháhaling akó! ¡Umakyát sa aking ulo ang mga alak na ininóm ko sa piguíng ng hari!

—¡Mutyâ kong Colatino!

—¡Hindî: hindî na akó kakain kailán man sa palacio: kailán man, kailán man!

—¡Lakíng gulantáng ng loob mo!

—Datapuwa't iwan mo na ang gantalâ at ang pangsulid! ¡Marahil ay pagál na ang ka-

gandagandahan mong mg̃a dalirì! ¡Pinakasísinta katá! Ulitin mo namán ng̃ taós sa pusò na akó'y tunay mong pinakaiibig! ¡Na walâ kang iniibig kung dî akó lamang! ¡Na kailán ma'y hindî ka sísinta kung dî sa akin lamang!

Sumasakandung̃an na niyá si Lucrecia, na marahang nagsasabi:

—¡Kailán man, kailán ma'y iibiguin katáng laguì, mutyâ niríng pusò!

—¡Oh, Sexto, Sexto!—ang iniisip ni Colatino, na pinag-uusig, sa guitnâ ng̃ kátamistamisang kanyáng pagtatamasa ng̃ ligaya, ng̃ isáng kalaguimlaguím na salaguimsím:—¡sa abâ mo, kung pagnakawain mo ang aking sintá! ¡Hindî kasukatán ang iyóng dugô upáng mahugasan ang gayóng katampalasana't pagduwahagui! ¡Ang kapahamakán mo at ang kapahamakán ng̃ boò mong angkán ang maguiguing higantí sa iyóng kalupitán!





## XXVII

## Ang mapangdayang Iscariote.

Hindî iniwan ni Colatino sa boong maghapon ang kanyáng asawa, sa paghihintáy ng̃ pagdalaw ng̃ príncipe Sexto.

Nanatili ang kanyáng kálooban sa masakláp na pagkabalisang hindî nangyaring napawì ng̃ pagtatamó sa boong magdamág ng̃ katimyastimyasang layaw at kaligayahán.

Ng̃uni't nangyayaring manakanakâ sa mg̃a kapighatian ang kinauuwian ng̃ mg̃a katuwâang malaon ng̃ pinakamímithî: kung wariin sa malayo'y tila kalakilakihan, kung málapit ay waláng anó mang kabuluhán.

Gayón din ng̃â ang nangyari ng̃ayón.

Dumatíng ng̃ araw na iyón sa bahay ng̃ kanyáng pinsang si Colatino ang anák ng̃ harì.

Ng̃uni't sa pagdalaw na iyó'y waláng anó mang nangyaring sukat magpatotoo ng̃ paninibughóng takot ni Colatino.

Tinanggáp ni Colatino at ng̃ kanyáng asawa si Sexto sa "atrium", ó salas ng̃ mg̃a "visita". Bumatì ang príncipe sa kaniláng mag-asawa ng̃ boong pagpipitagan, bagá man tagláy iyáng pagpapalagáy ng̃ loob na kaugalîan sa magkakamag-ának at hindî nang̃ahás kahi't bábahagyâ ang anák ng̃ harì na magsalitâ ó kumilos ng̃ sukat ipaghinalà ó ipagsapantahà na may anó mang taksíl na nais.

Bahagyâ ng̃ tumagál ng̃ isáng oras ang kanyáng pagdalaw na iyón.

Ang tang̃ing bagay na ipinang̃ahás ng̃ príncipeng sabihin, ng̃ siyá'y paalís na, sa dahiláng maipaalaala kay Colatino ang naguíng salitàan nilá ng̃ nakaraang araw, ay ang sabihin sa kanyá ng̃ marahan:

—Handóg ko sa iyo, guiliw kong pinsán, ang lalong magalák na batì. Hindî ng̃â lumabis ikáw sa pagbabalità sa akin. ¡Waláng salang si Lucrecia ang babaeng lalong kágandagandahang namasdán ko sa aking boong buhay!

Ng̃ayóng waláng sing̃áw ng̃ alak ang ulo ni Colatino'y hindî nagmapuring tulad ng̃ siyá'y kumain sa mesa ng̃ harì, kaya't sumagót:

—Salamat, pinsán, sa iyong pagpapaunlák, bagá man hindî karapatdapat ang aking asawa ng̃ gayóng malabis na pagpupuri.

—Huwág, huwág mong itangguí ngayón,— ang mulíng sinabi ni Sexto, ng paanás.—Ang katotohanan ay walâ pa akóng nakikitang babaeng kasinggandá ng iyong asawa, bukód sa siyá'y totoong mabaít at may mahál na asal.

Alám na ni Colatinong hindî mapapangitan si Sexto sa kanyáng asawa, kayá't ang bawa't pagpupuri ng anák ng haring Tarquino'y isáng subyáng na pumapakò sa kanyáng dibdíb.

Sa ganitóng kalagaya'y nagsumakit siyáng huwág málingat sa pagbabantay.

Nakaraan ang labinglimáng araw, ang tatlóng linggó, nguni't hindî na mulíng dumalaw roon si Sexto, at walâ namán si Colatinong nahiwatigang bahid man lamang na adhikâ ng kanyáng pinsang sukat ikasirà ng kanyáng kaligayahán, kayá't sa kalaunan ay nalimutan na tulóy niyá ng lubós ang kanyáng mga panganganib.

At ng dumatíng ang oras ng pagpatungo sa Ardea, upáng itó'y bakahin, ayon sa kalooban ng haring Tarquino, ng gumágayak na siyá ng pamiminunò sa kanyáng mga hukbó, upáng kunin sa sapilitan sa mga Rútulos ang kaniláng ikinakait na ibigay sa payapang paghingî, tunay at napilitan si Colatinong magpaalam sa kan-

yáng Lucrecia, ng̃uni't nagpighatî man ang kanyáng pusò sa paghiwaláy sa pinakasísinta, datapuwa't tumibók ng̃ payapà ang kanyáng dibdíb, palibhasa'y malayò sa kanyáng akalà na may nagbábantang magwasák ng̃ kanyáng kaligayahán sa pag-íbig.

¡Ang tang̃ing kanyáng mapapang̃anibang kapang̃agáw sa pagsintá, ang taksíl at tampalasang kanyáng pinsang si Sexto'y kasama rin niyá sa pamiminunò sa mg̃a hukbó!





# XXVIII.

## Mg̃a pang̃ang̃atuwiran ng̃ may dalisay na budhî.

—Dumatíng, mutyâ kong esposa,—aní Colatino kay Lucrecia;—ang lubháng masakláp na sandalíng sa iyó'y aking pagpapaalam.

—¿Bakit, Colatino? ¿saan ka paparoon?

—Hindî pa nalalaong sinabi ko na sa iyong tangkâ ng̃ haring Tarquinong bakahin ang Ardea, pang̃ulong bayan ng̃ kaharîang Rútulos, sa kadahilanang talós mo na.

—Tunay at ipinahiwatig mo sa aking guinágayak ng̃ ating harì ang gayóng paglusob, ng̃uni't walâ akóng boong akalà kung dî ang gayóng pagbabaka'y hindî na mátutuloy.

—¿At bakit mo sinapantahà ang gayón?

—Dahil sa aking paniniwalang sa lihís na panukala'y magtátagumpay ang santong katuwiran. Isinamò ko sa iyong alang-alang sa da-

lisay nating pagsisintaha'y ipamag-itan mo sa ating amaín ang kahabaghabág na bayan nḡ Rútulos.

Ikáw ay napahinuhod.

Lubós ang aking pag-asang gumanáp ka nḡ panḡakò mo sa akin.

Talastás ko ang sa iyo'y pagmamahál nḡ harì. Talastás ko ring pinagpipitaganan ka, kahi't ikáw ay batà at pamangkín lamang, palibhasa'y nalalaman nḡ haring Tarquinong iniirog ka't iguinagalang nḡ bayan.

Bukód sa roo'y ikáw ay mataas na punò nḡ maraming kawal.

Itó ang pinagsaligan nḡ aking sapantahang lilinḡapi't súsundin ang iyong mungkahì.

—Mahál kong esposa: alang-alang sa iyong pamanhík, at dahil sa akó'y sang-ayong lubós sa wagás mong kaisipán, nakipag-usap akó sa haring ating amaín; guinamit ko ang malakíng kapanḡahasan sa pagpapaliwanag sa kanyá, na ang tinátangkang pagbaka sa Ardea'y sa akalà ko'y hindî nátutungtong sa katuwiran, datapuwa't ¡ay!... sinagót nḡ harì ang aking banayad at mapitagang pananalitâ nḡ mararahás na mḡa sabing kutyâ sa aking kamahalan, at sa kawakasa'y pinagbalâan akó nḡ kapaitpaitan...

At nagbuntóng-hiningá ng̃ malalim si Colatino.

—¿At anó ang sinabi sa iyo, guiliw kong esposo? ¿anó ang katuwirang kanyáng itinutol sa pang̃ang̃atuwirang iyóng sinaysáy?—ang mg̃a tanóng ni Lucrecia.

—Hindî siyá gumamit ng̃ pang̃ang̃atuwiran,-—-aní Colatino,-—-palibhasa'y kilalá niyáng walâ siyáng mahahaguilap. Ang itinutol niyá sa aking mungkahing mapitaga'y hindî raw ang katungkulan ko'y ang magbigáy sa kanyá ng̃ isáng kahatuláng hindî niyá hiníhing̃î sa akin. "Ang katungkulan mo,—anáng harì sa akin,—ay tumupád ng̃ aking utos, ang makibaka sa bawa't sabihin kong iyong bakahin. Hindî ikáw ang nanánagot kung magalíng ó masamâ ang aking mg̃a batás. Ang katungkulan mo'y ipakilala ang kabayanihan ng̃ hukbó ng̃ Roma... Datapuwa't ang guinágawâ mo'y tumbalík; ipinamamalas mo ang katamlayán ng̃ iyong pagtalima sa aking utos, ipinamámasid mong ikáw ay natatakot, nalálaguim ka sa pagbubuhos ng̃ dugô dahil sa paglilingkód mo sa dang̃ál ng̃ iyong kinamulatang bayan. ¡Ah, magpakaing̃at ka ng̃ guinágawâ mo! ¡Hindî kailâ sa iyong pinarurusahan ko ng̃ kakilakilabot ang karuwagán sa

isáng gaya mong militar! ¡Halá, humayô ka na, humandâ ka't pahandâin mo ang iyong mğa kawal sa pagpuksâ sa mğa suaíl at pangahás na mğa tagá Rútulos. Huwág ka nğ mulî pang mangatuwiran,—ang idinugtóng pang sabi,—kung dî mo ibig na nğayón di'y iparakíp katá't pakitlán nğ buhay, dahil sa iyong karuwagán! ¡At sino ang nakakaalam kung ikáw ay kasabuwát nğ aking mğa kaaway! ¡Halá, umalís ka nğayón din sa aking harapán"!

Yumukód akó't linisan ko ang harì, na halos sumabog ang dibdíb ko sa masidhíng pagdaramdám.

—¡Oh lakíng kasaliwâang palad!—ang bigláng inihimutók ni Lucrecia.—¡Dahil sa pahihinuhod mo sa aking kapamanhika'y ikáw ay naalimura, sintá kong Colatino!...

At bumalisbís sa mğa pisngí ni Lucrecia ang saganang luhà.

—Huwág kang mahapis, mutyâ kong Lucrecia,—ang samò ni Colatino.—Ang ipinakiusap mo sa aki'y saksíng matibay nğ dakilang kalinisan nğ budhî mong mahál, at ang guinawâ nğ harì'y nagpapakilala nğ pangit niyáng káluluwa.

—¡Kahambalhambál na Roma!—aní Lucrecia.

—¿At bakit?—ang tanóng ni Colatino.

—Sa pagká't bawa't baya'y may pámahalâang sa kanyá'y marapat,—ang sagót ni Lucrecia.

—Sa lalòng maliwanag na sabi,—ang mulíng saysáy ni Colatino,—ang bayang Roma'y may pangit na asal, kayâ may haring ang ugalì'y pangit din, ¿hindî bâ gayón?

—Tunay, guiliw kong asawa,—ang wikà ni Lucrecia.

—At sa pagká't ikáw at akó'y kabilang ng̃ mg̃a mámamayan sa Roma, ikáw at akó'y may asal ding pang̃it, kayâ ikáw at akó'y karapatdapat na magkaroon ng̃ haring pang̃it ang ugalì,—ang aglahing saysáy ni Colatino, na ng̃umíng̃itî ng̃ malungkót.

—Masakláp sabihin, ng̃uni't siyáng katotohanan,—ang sagót ni Lucrecia.—At ang kapang̃itan ng̃ asal mo't asal ko'y higuít sa karaniwan, higuít kay sa lubháng maraming nanánahan sa Roma, na gaya ng̃ kahigtán sa taas ng̃ katungkulang guinágaganap mo sa karamiramihang tagarito,—ang idinugtóng.

—Ipaliwanag mo ng̃â, Lucrecia, ang bagay na iyán,—aní Colatino.

Nagdilidiling sandalî si Lucrecia, at sakâ sumagót ng̃ banayad:

—Hindî kinakailang̃ang ipaliwanag ang talagáng maliwanag na.

Gayón ma'y tatalima akó sa utos mo.

Ng̃uni't pagpapaumanhinan mo akóng dingguín.

Palibhasa'y babae'y hindî akó nag-aral ng̃ maniningníng na pananalitáng kinakailang̃an ng̃ mg̃a tribuno sa Foro, kayâ magdarálità ka sa hindî maayos kong pagsasaysáy ng̃ bung̃a ng̃ kutad kong ísip.

Ang unaunang kasalanan ng̃ Roma'y ang pagtalima sa bawa't maguíng kalooban ng̃ isáng harì, sa makatuwíd ay ng̃ isáng táong gaya rin ng̃ ibá, na mangyayaring magkámalî at sakláw ng̃ magagalíng ó masasamáng mg̃a hílig.

Hindî lamang iyán; ang dang̃ál at kapangyarihan ng̃ harì'y tulad sa isáng pag-aarì, minamana ng̃ mg̃a anák, ng̃ mg̃a kamag-ának, ng̃ mg̃a inapó.

Hindî kailang̃ang tang̃á, baliw, halíng, mabang̃ís, taksíl, malupít ó tampalasan ang sa haring anák, sukat na ang siyá'y maguíng anák ng̃ gayóng táo upáng magkaroon ng̃ hindî matututulang katuwirang siyá ang humalili sa kanyáng amá kung itó'y mamatáy, maulól ó magbitíw ng̃ kanyáng mataas na katungkulan.

Ang bayang matalino, ang bayang lubós na nakakaalam ng̃ kanyáng mg̃a katungkulan

at mĝa karapatá'y hindî nagpapabayang manatili sa ganyáng palakad na totoong hidwâ.

Ang palakad na iyá'y dapat halinhán nĝ pamamahalà nĝ bayan sa bayan sa ikagágaling nĝ bayan din.

Dapat manĝaghalál ang mĝa mámamayan nĝ kanyáng mĝa tagapakiharáp ó kinákatawan. Tátagal ang katungkulang itó nĝ dalawá ó apat na taón.

Ang kabooan nĝ mĝa taguipakiharáp na itó'y siyáng maglálagdâ nĝ mĝa kautusáng súsundin nĝ bayan, at siyá ring magháhalal nĝ mĝa hukóm at nĝ lahát nĝ matataas na mĝa kawaní sa pámahalâan.

Maghahalál din ang bayan nĝ isáng kátaastaasang panĝulong ang katungkula'y gumanáp at magpaganáp nĝ mĝa kautusáng lagdâ nĝ kabooan nĝ mĝa taguipakiharáp nĝ bayan.

Bukód sa roo'y magháhalal ang bayan din nĝ limá ó anim ó walóng kalihim nĝ panĝulong mataas nĝ bayan, at nĝ siyáng makatulong nitó sa pagganáp at sa pagpapaganáp nĝ mĝa kautusáng lagdâ nĝ kabooan nĝ mĝa tagapakiharáp nĝ bayan, na siyá ring magtatadhanà nĝ mĝa dapat iambág nĝ mĝa mámamayan sa ikapapanatili't ikatitibay nĝ baya't nĝ pámahalâan

at nḡ mḡa ukol na guguguling hingguíl din sa bagay na iyán.

Kung ang palakad na sinabi ko'y siyá sanang nasúsunod, maniwalà ka, esposo kong guiliw, at hindî mangyayari ang kahapishapis nating napapanood, na iniwáwaldas nḡ harì, sa mḡa waláng kabuluhán ó hindî totoong kailanḡan, ang salapíng bunḡa nḡ pawis nḡ mḡa mámamayan; hindî mangyayari sana ang kasakitsakit na pagyurak nḡ haring Tarquino at nḡ kanyáng dalawáng anák sa mḡa dakilang katuwiran nḡ bayan...

Hindî pa nalalaong ibinaóng buháy ang kahabaghabág na *vestal* na si Galeria.

Hindî ko ipinagsasanggalang ang kápuwâ ko babae.

Karapatdapat sa kanyáng sala ang kagulatgulat na parusa.

Datapuwa't ang talarong timbanḡan nḡ katuwíra'y dapat maguíng isá sa lahát, magkáwangkiwangkî sa lahát, sa guinoo't timawà, sa mayama't dukhâ, sa lalaki't babae.

Upáng magawâ ni Galeria ang kasalanang ipinagparusa sa kanyá'y sapilitang nagkailanḡan nḡ isáng hindî kainalám lamang, kung dî kasama.

May nakakita sa kasamang iyán.

Ang nakakita'y nagsumbóng sa pontífice.

Pinag-usig at hinatulang ibaóng buháy si Galeria, ñguni't hindî ang kasama niyá sa pagkakasala.

Hindî iyán lamang.

Pinatáy ó ipinapatáy ang nañgahás nagsumbóng.

Hindî rin inusig ang pumatáy ó nagpapatáy.

Talastás ñg bayan kung sino ang isinumbóng at kung sino ang naguíng kasama ni Galeria sa pagkakasala.

Ang príncipe Sexto.

Gayón ma'y waláng nañgahás umimík, waláng nañgahás tumutol.

¿Bakit?

Kung nagkasala man si Galeria'y lalò at higuít ang príncipe.

Napahinuhod si Galeria sa hikayat ñg pagsintáng sa kanyá'y inihandóg ñg isáng bagongtáong tagláy ang ningníng ñg dañgál ñg pagká anák-harì at ang hiwagang kapangyarihan ñg kagandahang lalaki.

Sumunód lamang ang príncipe sa marumíng udyók ñg kahalayan.

Kung si Galeria'y nanumpáng magpapakalinis, ang príncipe'y may mñga katungkulang

mahigpít na magbigáy ulirán sa kagandahang asal at umusig sa nagkakasala.

Namatáy si Galeriang nakasambá sa dambanà ng̃ pagsintáng kaloob ng̃ Lang̃it sa lahát ng̃ kinapál.

Nanatili ang príncipe sa paglulubalób sa pusalì ng̃ kalupâan.

Sa pagmamahál ng̃ labis sa sinísinta'y kusang nagpakapipí si Galeria, upáng huwág sabihin kung sino ang naglugsô ng̃ kanyáng puri.

Tumumbás ang príncipe Sexto sa gayóng pagmamahál ng̃ pamamalabad sa kanyáng mg̃a kaibigan ng̃ kanyáng pagdiriwáng sa kabanalan ng̃ isáng sacerdotisa.

Si Galeria'y hinanap, si Sexto ang humanap.

Napahikayat sa pagkakasala ang *vestal*, ng̃uni't ang príncipe ang humikayat.

Kung dapat parusahan ang hinanap, ang hinikayat, sa guhit ng̃ tunay na katuwira'y hindî marapat máligtas sa dusa ang humanap, ang humikayat upáng gumawâ ng̃ kasalanan.

Sakali'y dapat pang bigatán ang parusa sa humikayat.

Datapuwa't nagbulagbulagan at nagbing̃ibing̃ihan ang mg̃a hukóm, sa pang̃ang̃anib na

bakâ silá'y kapootan ng̃ harì ó sa pagkaibig na silá'y mahalín ng̃ harì.

Ang baya'y hindî tumutol, nagkasiya na lamang sa pagbubulungbulungan.

Sa makatuwíd ay nag-asal alipin.

At ang nag-aasal alipin ay hindî karapat-dapat magtamóng kalayâan.

Dapat manatili sa kaalipnán.

At ang nagpapaumanhín at hindî sumúsugpô sa pagsiból ng̃ isáng kasam-án, dapat humandâ sa pagtitiis ng̃ paglaganap ng̃ kasamáng iyán.

Ang maliit na sakít kung dî gamutín agád ay lumúlubhâ.

Gayón din ang kataksilán at kalupitán ng̃ mg̃a namamahalà ng̃ bayan.

Kung guinawâ ng̃ príncipe Sexto kay Galeria ang gayóng kapaslang̃án, nang̃ang̃anib akóng gágawin din sa ibá.

At kung hindî nagpitagan sa isáng dakilang sacerdotisang kinúkupkop ng̃ boong Roma, dito'y walâ na siyáng igagalang.

At kung magkagayó'y ang bayang pabayà, ang bayang duwág ang siyáng lubós na may sala.

At ang kasam-a'y lumálalâ, lumúlubhâ; hindî mapag-aalinlang̃anan.

Ng̃ayón di'y nagpapaalam ka sa akin, dahil sa páparoonan ninyó, sa utos ng̃ harì, ang maliit na nacióng Rútulos, at ng̃ inyóng bakahin.

¿Anó ang guinawáng kalapastang̃anan sa bayan ng̃ Roma ng̃ bayang Rútulos?

Walâ kung dî ang kanyáng kaliitan, at sa pagká't maliit ay mahinà, at sa pagká't mahinà'y babakahin.

Kung talós na may kasukatáng lakás ang Rútulos upáng ilaban sa kápuwâ lakás ay hindî pang̃áng̃ahasán.

¿Iyán bâ ang tapang ng̃ mg̃a tagá Roma?

¿Ganyán bâ ang kamahalan ng̃ asal ng̃ mg̃a may dugóng-harì?

¡Babakahin daw dahil sa tumátanggui na ng̃ayóng magbayad ng̃ buwís sa Roma, na nalalao'y pinalálaki ng̃ pinalálaki!

¿At anó ang katuwiran ng̃ Roma upáng pabuwisin ang Rútulos?

¿Gumugugol bâ ang Roma sa anó mang ikagágaling ng̃ Rútulos?

Hindî.

Ang Ardea'y pang̃ulong bayan ng̃ isáng kaharîang gaya rin ng̃ Roma.

Kung paano ang katuwiran ng̃ Roma upáng huwág bumuwís sa Rútulos, gayón din ang ka-

tuwiran ng̃ Rútulos upáng huwág bumuwís sa Roma.

Sa pagbabaka ng̃ang mangyayari'y tagláy ng̃ Roma ang *katuwiran ng̃ lakás*, ng̃uni't tagláy namán ng̃ Rútulos ang *lakás ng̃ katuwiran.*

Buhat pa ng̃ayó'y maaasahan ng̃ magtatagumpáy ang *katuwiran ng̃ lakás.*

Datapuwa't may guhit na tadhanà ang Lang̃it sa lahát ng̃ bagay.

Saksí nitóng sabi ko ang mg̃a kaharîang lumakí't naguíng makapangyarihan dahil sa pang̃ang̃amkam at pagpapasukò sa mg̃a bayang maliliit.

Binihag nilá't inalipin ang mahihinang mg̃a bayan.

Gaya ng̃ kung apihin nati't lapastang̃anin ang mg̃a dukháng ating kapit-bahay.

Tumagál ang gayóng gawâ ng̃ dalawá ó tatlóng daang taón.

Ng̃uni't pagdatíng ng̃ kapanahuna'y ibinulusok ng̃ Lang̃it ang kanyáng parusa sa malupit, at pinuspós niyá ng̃ biyayà ang bayang may magandá't tapát na asal.

Mataas na punò ka, guiliw kong esposo, ng̃ isáng hukbóng ang saguisag na dalá'y ang katampalasanan.

Ipinagpipighatî ko nḡ taós sa kaibuturan nḡ aking pusò ang bagay na itó,—at humibík si Lucrecia nḡ kahambalhambál.

—¿Anó ang aking magágawâ? ¿anó ang ibig mong aking gawín?—ang maamong sagót ni Colatino.

—Walâ kang magágawâ, hindî ka makasusuay. Nag-íisa ikáw sa kagandahang asal. Tumupád ikáw sa iyong katungkulang mamatnugot sa iyong hukbó.

Datapuwa't gawín mo ang kagalinḡang abót nḡ iyong káya. Nalalaman mo nḡ ang babakahin ninyó'y nagsásanggalang nḡ dalisay at banál na katuwiran. Linḡapin mo ang bawa't kulanḡing palad...

¡Manḡunḡulila akó sa iyo!...

Hindî matuwíd ang aking sinabi.

Kakasamahin ko tuwî na ang irog kong iyong larawan.

Idadalanḡin kong maalab sa Lanḡit na tangkilikin ka't iligtás sa lahát nḡ kapahamakán.

Ang kalinisan nḡ pagsintá ko sa iyo'y hindî magmamaliw.

¡Sa abâ ko kung sawîing palad na mádapiuhan nḡ dunḡis ang aking kalinisan!

¡Akó rin ang kusang kíkitil nḡ sariling buhay!

¡Maniwalà kang saan ka man pumatungõ'y kaalakbáy mo ang aking káluluwa!

At napipilan si Lucrecia nğ bangĩs nğ pighatî.

Humiyáw nğ kalumbaylumbay na ¡ay!... at nátimbuwang sa mğa bisig ni Colatino.





## XXIX.

## Ang halimaw sa kalupitán.

Sumama si Sexto kay Colatino upáng kubkubín ang Ardea.

Ñguni't may isáng kaisipán si Sexto paglabás sa pakikihamok, na gaya rin namáng may inaakalà siyá sa hindî mulíng pagdalaw kay Lucrecia.

Ang mg̃a táong waláng kinahihiligan kung hindî ang malabis na kalupâan at ang paglulugsô ng̃ puri ng̃ mg̃a babae'y silá ang lalong nakakakilala sa babaeng marunong magmahál ng̃ kaniláng kapurihán, bagay na warì'y kakaibá, ñguni't siyáng katotohanan.

Ang laguing kaniláng pakikipanayám sa mg̃a babaeng madalíng kausapin ay siyáng sa kanilá'y nagpapakilala ng̃ babaeng may dang̃ál.

Ang namamarati sa paghawak ng̃ tansô ay siyáng madalíng kumilala ng̃ tunay na guintô.

Kayá't kung saan inaakalà niláng silá'y mahihiyâ lamang, hindî nangángahas makitalád kung hindî nilá tagláy ang mğa sandatang sukat niláng ipagdiwáng.

Sa isá lamang tingín, nğ siyá'y dumalaw sa bahay ni Colatino, ay kanyáng nahiwatigan agád na si Lucrecia'y hindî mapagtátagumpayan kung ang mğa karaniwang paraan ang siyáng gagamitin: pagsamò, mğa handóg, pakitang loob, matimyás na mğa pananalitâ at sarisaring bagay na panghikayat.

Gayón man, sa pagká't nagkakalambal ang kanyáng pagkalakilaking pag-ibig, ang una'y dahil sa si Lucrecia'y pagkágandaganda, at ang ikalawá'y dahil sa totoong marunong magmahál sa kanyáng kapurihán, kayâ nğa't sa kanyáng sarili'y siyá'y nanumpáng hindî siyá tutugot hanggáng hindî niyá kinákamtan ang babaeng iyón.

At sa pagbabakang atas nğ kanyáng amá, inakalà niyáng ganapín ang kanyáng malupít na sumpâ.

Dalawampóng legua ang layò sa Roma nğ Ardea, na pangulong bayan nğ Rútulos.

Hindî malalawak, nğ panahóng iyón, ang mğa kaharîan sa Europa. Bawa't kaharîan sa

Italia nḡ unang panahó'y kasinglakí lamang nḡ isá sa ating mḡa lalawigan nḡayón, gaya bagá nḡ Pangasinan ó Tayabas.

Ang pagkubkób sa pangulong bayan nḡ isáng kaharîan, kahi't hindî malakí ang kahulugán, sa papaano ma'y tumátagal din nḡ iláng buwán.

Inakalà nḡ anák nḡ harì, na samantalang guinágawâ ang paghahandâ sa pagkubkób sa Ardea, si Colatino'y tatahimik at hindî aalis sa kanyáng tahanang *tolda*, at babalaking siyá ma'y gayón din sa kanyáng kinalálagyan.

Matátakbo ang dalawampóng legua sa loob nḡ kalahating araw, pagkâ may mabubuting kabayo.

Ang adhikâ ni Sexto'y pumatungo sa bahay ni Lucrecia, at kung hindî niyá mangyaring kamtán itó sa pamamag-itan nḡ magalíng na salitàan, ay kákamtan niyá sa gahás.

At kung paano ang pagkahakà niyá'y gayóng lahát ang mḡa nangyari.

Nḡ ikawalóng araw nḡ pagkátalatag nḡ hukbó nḡ mḡa romano sa paliguid nḡ mḡa kutà nḡ Ardea, pagkatanghalì, nagpakunuwarî si Sextong masamâ ang kanyáng damdám, kayá't siyá'y nagmadalíng umuwî sa kanyáng tinátahanang *tolda*.

Hindî nalao't iniwan niyá ang kinálalagyan nḡ mḡa hukbó nḡ mḡa romano, na nakatakíp ang kanyáng mukhâ nḡ kanyáng "manto" upáng huwág siyáng makilala.

Hiníhintay siyá nḡ kanyáng aliping tagá Egipto, na Mehiamon ang panḡalan, sa malayong pook, na hindî na nasasapit nḡ kanyáng mḡa sundalo, at may handáng dalawáng kabayong galing sa África, na kápuwâ bantóg sa katulinang tumakbó.

Dumatíng siyá sa Roma at pumasok siyá sa pintóng *Viminalis* nḡ unang oras nḡ madalíng araw (á la una nḡ gabí), na kasama rin niyá ang mápagtapat na alipin, at kaniláng tinunḡong tulóytulóy ang nayon nḡ Suburra, na kinátatayûan nḡ bahay ni Colatino.





## XXX.

## Ang masintahing nañgungulila.

Sa boong maghapon ng̃ araw na iyó'y laguing kákabakaba ang dibdíb ni Lucrecia, ayawán kung bakit, hindî niyá maalaman. Balisáng balisá ang kanyáng kalooban.

Pinahihirapan siyá ng̃ hindî maiwaksíng kalungkutan.

Hindî mamakailang hindî niyá sinásadya'y umaagos sa kanyáng mg̃a pisng̃í ang luhang masakláp.

Mulâ ng̃ pumaroon sa pakikibaka ang kanyáng asawa'y inugalì niyá ang maagang magpahing̃aláy at mahigâ. Totoong ipinagpípighatî niyá ang pagkáhiwalay sa kanyáng esposo, at kung natutulog lamang siyá hindî nagdáramdám ng̃ pagkainíp.

Gayón man, ng̃ gabíng iyón, sa hindî mapagkurong kadahilanan, mabigát sa kanyáng loob na mag-isá, kayâ ng̃a't ng̃ humiwaláy siyá sa

mg̃a babaeng naglílingkod sa kanyá'y malalim na ang gabí.

Huming̃íng pahintulọt sa kanyá ang isá sa kanyáng mg̃a aliping babae na makapaglamay ng̃ gabíng iyón at ng̃ matapos ang isáng gawàing dinadalidalì, at napahinuhod namán si Lucrecia sa gayóng kahing̃ìan.

¿Bakit bagá't hindî niyá ipinagpatuloy na manatili ang aliping iyón sa paglalamay sa kanyang siping?

Ng̃ tútugtog na ang ikalabing dalawáng oras ng̃ gabí, at ng̃ namamasdan na niyáng kusang nápapapikit ang lahát sa malakíng pag-aantok, sa habág niyá'y ipinag-utos na silá'y makapaparoon na sa kaníkaniláng hihigán.

Isá sa mg̃a aliping babae lamang ang sa kanyá'y sumunód sa kanyáng tinutulugan at ng̃ tumulong sa kanyáng mg̃a gawàin bago mahigâ.

At hindî namán nalaon at iniwan siyá·ng̃ aliping babaeng iyón, at siláng lahát ay natulog na.





# XXXI.

## ¡Lakíng katampalasanan!

Ang *cubícula* ó silíd na tinutulugan sa Roma sa mg̃a panahóng iyón ay totoong makipot.

Waláng nagkakasiya roon liban na lamang sa hiníhigan, na ang karaniwa'y isáng parang papag na yeso at ladrillo, at sa ibabaw nitó'y nilálagyan ng̃ mg̃a *colchón* ó nilalatagan ng̃ mg̃a balát ng̃ tupa.

Mayroon din namáng mg̃a hihigáng kahoy ó tansô, na ang anyó'y halos katulad ng̃ mg̃a "catre" sa panahóng itó.

Ang ganitóng mg̃a "cubícula" ó silíd ay waláng bintanà, kayá't ang liwanag at hang̃in ay nanasok sa pintûan, na pinababayâang bukás kung panahóng tag-araw.

Sa pagká't panahóng tag-init, pinabayâan ni Lucreciang bukás ang pintô at saká nahigâ.

Tila mandín siyá'y pinag-uusig ng̃ isáng

malupít na guniguní, kayá't balisá ang kanyáng pagtulog: maya't maya'y nangínginig ang kanyáng katawán at ang kagandagandahang mukhâ niyá'y pinag-uulapan ng malakíng takot...

Dî kaguinsaguinsa'y náguising siyá, sa pagká't naramdaman niyá sa kanyáng nakalilis na dibdíb ang isáng nakapapasong kamáy...

Nagbantáng sumigáw, nguni't tinutóp ang kanyáng bibíg ng kamáy ring iyón.

Ng mámulat siyá'y kanyáng nakita ang isáng lalaki.

¡Si Sexto!

¡Oh!... Pagdaka'y kanyáng nakilala, kahi't miminsan lamang na kanyáng nakita.

¡Si Sexto, na tangan sa kamáy ang isáng matayad na sundáng at tagláy sa mga matá ang apóy ng kalupâan!

—¡Sinísinta katá, Lucrecia!—ang sinabi.— Mamilì ikáw sa paligayahin mo akó at sa kamatayan!

—¡Pinipilì ko ang kamatayan!—aní Lucrecia.

—Nguni't alalahanin mong kahi't mamatáy ka'y hindî ka makalíligtas sa pagkálugsô ng iyong puri. May kasama akóng isáng aliping lalaki. Pagkatapos na katá'y mápatay, pápatayin ko namán ang aking kasamang aliping lalaki,

pagsisipiñgin ko ang dalawá ninyóng bangkáy sa iyong hihigán. At bukas ng̃ umaga, pagkakita ng̃ lahát na ang bangkáy mo't bangkáy ng̃ alipin ay magkasiping at magkayakap, paníniwalâan ng̃ boong Roma, na ang pagkápatay sa inyóng dalawá'y siyáng tapát na parusa sa guinawâ ninyóng kasalanan.

Kinilabutan si Lucrecia pagkáriñgig ng̃ gayóng sabi.

¡Inaagaw sa kanyá ni Sexto, ng̃ nápakaimbíng si Sexto, sampô ng̃ katuwirang manaog siyá sa libíng na malinis ang kanyáng kapurihán!

—¡Mahabág ka sa akin!—ang ibinulóng na pinapagdaóp ang mg̃a kamáy.

—¡Sinísinta ko ikáw!—ang inulit ni Sexto ng̃ sabing mabang̃ís.

Katulad ng̃ mataós na galit ang anyô ng̃ pagsintáng mahalay.

—¡Alang-alang sa mg̃a dios, mahabág ka sa akin!

—¡Sinísinta ko ikáw!

—¡Sa pang̃alan ng̃ lalong minámahal mo sa daigdíg... sa pang̃alan ng̃ iyong iná! ¡Oh, siyá ng̃â! ¡Sa pang̃alan ng̃ iyong iná, Sexto, sa pang̃alan ng̃ isáng babae, ng̃ babaeng sa iyo'y

nagdalá sa kanyáng tiyán! ¿Hindî mo ba napapagdilidili ang kasamâan, ang kahalayan, ang kalupitáng gágawin mo kung iyong dungisan ang puri ng̃ isáng babae?

—¡Sinísintá katá!—ang ikatlóng úlit.

At sa sandalíng iyó'y sinasaliksik ng̃ kanyáng mg̃a matáng nagniningas sa kalupâan ang kágandagandahang mukhâ't pang̃ang̃atawán ni Lucrecia, na sadyáng linikhâ lamang upáng sambahín sa dambanà ng̃ dalisay na pagsintá.

—¡Pagkagandagandá mo!—ang idinugtóng.

Sinasabi rin sa kanyá ni Colatinong siyá'y kágandagandahan.

Marahang nagbang̃on si Lucrecia at nanikluhód.

—¡Sexto! ¡Sexto! ¿Bakit ipinagkákait mo ang kahiling̃an ko sa iyo? ¿Anó ang iyong masasapit kamtán mo man akó? ¡Walâ kang tátamuhín kung dî isáng bató, isáng larawang kahoy! Kung tunay mo akóng sinísinta, na gaya ng̃ sinasabi mo, patayín mo akó at ng̃ huwág na akóng kamtán ng̃ aking esposo... at patatawarin katá... Datapuwa't... patayín mo lamang akó... huwág mong sisiràan ang kapurihán ko kung akó'y bangkáy na.

—Sinabi ko na sa iyo ang iyong káhihi-

natnan kung ipagpapatuloy mo ang hindî pagpayag sa akin,—ang isinagót ni Sexto.—Ang waláng katapusáng pagkálugsô ng̃ iyong puri ang siyáng panghihigantíng aking gágawin.

Hindî na tumutol si Lucrecia. Nagpakabuwal na sa kanyáng hihigán at doo'y hindî na kumilos.

Kung hindî lamang sa mg̃a luhang umaagos sa kanyáng mg̃a pisng̃í'y masasabing siyá'y mistulang patáy.

Siyá'y hindî bató, hindî larawang kahoy, siyá'y isáng bangkáy.

¡Isáng bangkáy na tumatang̃is!

¡Lubháng kakaibáng anyô at karapatdapat na kahabagán!

Ng̃uni't hindî nabagbág ang loob ni Sexto, at inilagáy niyá sa gawâ ang mahalay at imbî niyáng pakay!...





## XXXII.

## Ang sinumpâang kalinisan.

Dalawáng oras nḡ umalís sa siping ni Lucrecia si Sexto.

Dalawáng oras nḡ tumakas ang malupít na príncipe, na hindî nagsisisi sa guinawáng malakíng kapaslanḡán. Walâ siyáng dinárамdam kung dî ang hindî namán niyá narunḡisang gaya nḡ katawán ang káluluwa nḡ kahabaghabag na babae.

Nananatili si Lucrecià sa pagká handusay sa kanyáng hihigán. Hindî kumikilos, bangkáy ang kahalimbawà.

Isáng sinag nḡ sumisikat na araw na pumasok sa pintóng nakasiwang at tumamà sa kanyáng mukhâ ang siyáng warì'y nagbigáybuhay sa kanyá.

Marahang bumanḡon, nagbihis at tinawag ang isá sa kanyáng mḡa aliping babae.

Sumunḡaw sa pintô ang aliping itó.

—Paparituhin mo ngayón din si Vinicio,—ang bigláng sinabi ni Lucrecia.

Dumatíng si Vinicio agád.

—Sumakáy ka karakaraka sa lalong matuling kabayo natin,—ang matigás na sabi ni Lucrecia,—at tumungo ikáw ng waláng pahingá sa Ardea, sa kinálalagyan ng aking esposo, ng aking amá at ng aking bianan. ¿Náringig mo bang mabuti?

—Opò.

—Sabihin mo sa kaniláng tatló, ¡pakinggán mong magalíng! na kinakailangang dalidaling silá'y pumarito, na may kasama ang bawa't isá sa kaniláng isáng katotong tapát na loob. ¡Halá, magpatakbó ka ng waláng tiguil!

Yumáo si Vinicio at sumunód sa utos. Kasingbilís ng lintík ang takbó ng kabayo niyáng sinásakyan.

Pagkahapon ng araw ding iyón, na bahagyâ pa nagtatakip-silim, ay dumating sa piling ni Lucrecia, sa Roma, si Colatino, na kasama ang kanyáng amá at ang amá ni Lucrecia. Bawa't isá sa kanilá'y may kasama namáng isá, ayon sa kalooban ni Lucrecia. Ang mga kasamang itó'y si Druso Vitelio, si Paulo Valerio at si Lucio-Junio-Bruto.



## XXXIII.

## Mg̃a paraan ng̃ naaapí.

Sa pagká't kinakailang̃an, sásaysayin ko ang iláng bagay tungkól kay Lucio-Junio-Bruto.

Itó'y anák ng̃ isáng kapatíd ni Tarquino, sa makatuwíd si Lucio'y pamangkíng boò ng̃ harì.

Ng̃uni't sa pang̃ang̃anib ni Tarquinong bakâ siyá'y agawan ng̃ corona ng̃ kanyáng kapatíd, itó'y kanyáng ipinapatáy.

At hindî pa nagkásiya'y ipinapatáy rin niyá ang kanyáng pamangkíng anák na pang̃anay ng̃ kapatíd niyá, na kanyáng pinakitlán ng̃ buhay.

Ng̃ makita ni Lucio ang gayóng nangyari'y nang̃anib na bakâ siyá namán ang isunód na ipapatáy ng̃ haring Tarquino, na kanyáng amaín; kayá't ang guinawâ'y nagpakunwaring sirâ ang kanyáng ísip. Salamat sa ganitóng paraan ay nailigtás ni Lucio ang kanyáng buhay.

Inakalà ng̃ kanyáng amaíng hindî kailang̃ang kitlán siyá ng̃ hining̃á't palibhasa'y waláng malay. Sirâ ang ísip.

Inutusan ng̃ haring Tarquino ang kanyáng dalawáng anák na si Sexto at si Aroncio, upáng silá'y pumaroon sa Delfos, at muhang tanóng sa "Oráculo" ng̃ lalong magalíng at ng̃ mapatiguil ang pagkakamatay ng̃ táo.

Ang Oráculo'y isáng diosdiosang larawan, na pinagtatanung̃an ng̃ mg̃a mangyayari sa panahóng dárating, at ng̃ marapat gawín at ng̃ mailagan ang anó mang sakunâ.

Isinama ng̃ magkapatíd na si Sexto at si Aroncio ang kaniláng pinsang boò na si Lucio-Junio-Bruto sa gayóng paglalakbáy, at siyá ang guinawâ niláng aliwan at katatawanan habang nang̃agpaparoo't parito.

Pinag-ing̃atang totoo ni Luciong huwág máino ng̃ kanyáng mg̃a pinsang siyá'y matinô; kayá't sa pananalitâ, kilos at gawâ'y ipinakita niyáng tunay na siyá'y ulól. Waláng pagsalang kung mahiwatigan niláng siyá'y matinô ay kíkitlan siyá ng̃ hining̃á.

Ng̃ silá'y sumapit sa harapán ni Apolo'y naghandóg si Lucio sa diosdiosang itó ng̃ isáng tungkód na kahoy, na may lamán sa loob na maliit na varang guintô.

Ng̃ makita ng̃ magkapatíd ang hayin sa Oráculo ng̃ kaniláng pinsan ay nilibák nilá itó't pinagtawanán, at hindî pa nagkásiya'y pinagpaluanan nilá.

Tiniís na lahát ni Lucio ang gayóng sa kanyá'y mg̃a pagduwahagui, at ipinaubayà sa panahón at sa kanyáng katiyagâan at pagtitiís ang adhikâ niyáng panghihigantí.

Hindî náhalatâ ng̃ mg̃a anák ni Tarquino, na ang handóg na tungkód ni Lucio'y talinghagang makahulugáng nagpapaunawà ng̃ tunay na kalagayan at nais ng̃ pinag-uusig na itó ng̃ kalupitán ng̃ isáng haring pusalì ang budhî.

Sa pagká't ang katotohanan ay malaon ng̃ binábantâ ng̃ nagsisirasirâan ng̃ ísip na itó ang pahám na paraan upáng maipahamak ang haring Tarquino't ang kanyáng mg̃a anák.

Námamasid niyáng masamâ ang loob ng̃ mg̃a táong bayan at ng̃ Senado, na binubuô ng̃ mg̃a pang̃ulong kinikilala ng̃ bayan.

Masamâ ang loob ng̃ mg̃a táong bayan, sa pagká't waláng guinágawâ ang harì kung hindî magwaldás ng̃ salapî sa pagmamarikit at sa mg̃a mahahalay na gawâ, salapíng galing sa tulò ng̃ pawis ng̃ boong bayan. Hindî lamang itó: pinipilit niyá ang lahát na gumawâ ng̃ waláng

bayad sa mĝa itinátayong mĝa palacio at mĝa templo sa Etruria, at ang ipinanĝanĝako'y ang mĝa pag-aaring manakanakang napapanglooban sa mĝa kalapít na nación.

Masamâ ang loob nĝ Senado, sa pagká't hindî na siyá pinagtátanunĝan nĝ mĝa guinágawâ nĝ harì sa pamamahalà nĝ bayan.

Sa ganáng haring Tarquino'y waláng kabuluhán ang Senado. Walâ siyáng pinaháhalagahan kung dî ang kanyáng hukbóng may pitompong libong táo, na pawang tapát na loob sa kanyá at sa kanyá'y dumaramay hanggáng sa kamatayan.

Inisip na ni Lucio-Junio-Bruto na kanyáng samantalahin ang pakikibakang guinágawâ ni haring Tarquino laban sa mĝa Rútulos, upáng samantalang walâ siyá sa Roma'y agawan siyá nĝ kapangyarihan.

Ang kahalayang guinawâ ni Sexto sa templo nĝ diosa Vesta, at sakâ ang isinunód na pagduwahagui sa danĝál ni Lucrecia, ang siyáng magbíbigay sa kanyá nĝ malakíng kagaanĝán sa pagganáp nĝ malaon nĝ kanyáng mithíng panghihigantí sa kalaguimlaguím na pagpatáy na kusà sa kanyáng amá at kapatíd...



## XXXIV.

## Ang binhíng dugóng dalisay, ang ibinubuña'y kalayâan.

Bagá man inaakalà ni Colatinong marahil ay may nangyaring hindî karaniwan sa kanyáng sintáng esposa kayâ siyá ipinasundô, at gayón din ang kanyáng amá at bianan, malayong malayong kurûin niyáng lubháng nápakabigat ang kadahilanan nğ gayóng dalidaling pagpapatawag sa kanilá.

Datapuwa't bahagyâ lamang násulyap niyá ang kanyáng esposa'y napag-isip na niyáng marahil ay isáng kalakilakihan at waláng hanggáng sakunâ ang siyáng tumampalasan sa sinásamba nğ kanyáng káluluwa, at karakaraka'y magpapahirap namán sa kanyá nğ dî anó lamáng ang sakunâ ring iyán.

Hiníhintay siyá ni Lucreciang nakaupóng, puspós nğ pamúmutlâ... at panatag.

Nĝuni't isáng kapanatagáng kakilakilabot.

Nagtindíg si Lucrecia pagkakitang pumapasok si Colatino.

—¿Nahan ang iyong amá? ¿Saan nároon ang aking amá?—ang banayad na tanóng.

—Na sa ibabâ, na sa "atrium", kasama si Druso Vitelio, si Paulo Valerio at si Lucio-Junio-Bruto. Isá sa bawa't isá sa amin, ayon sa pasabi mo kay Vinicio.

—¡Mabuti!...

—¡Isaysáy mo ang kadahilanan!...

—¡Pinasasalamatan katá, katoto ko!

—¿At bakit mo akó pasasalamatan?

—Sa pagká't nahulâan mong lalong magalíng na ikáw lamang ang makáriñgig nĝ sasabihin ko sa iyo.

—¿Nĝuni't anó ang nangyayari? ¿Anó ang sasabihin mo sa akin?

At pagkâ gawâ nĝ mĝa tanóng na itó'y umakmáng yakapin at hagkán ang kanyáng sintáng esposa...

Itinulak siyá nĝ banayad ni Lucrecia.

—¡Hindî mo akó mayayakap samantalang akó'y buháy!

—¿Anóng kadahilanan?...

—¡Mangyayaring yakapin mo akó kung akó'y

patáy na! ¡Ang kamataya'y tulad sa apóy na lumilinis ng̃ karumhán!

Kinilabutan si Colatino.

—¡Ang kamatayan!

—¡Oo!

—¿At bakit ka mamámatay, sintá kong Lucrecia?

—Naparito sa ating bahay si Sexto.

—¡Si Sexto!

—¡Pumasok sa aking tinutulugan!...

At pinagbalâan akóng akó'y pápatayin kung hindî akó pumayag sa kanyá, at kung mapatáy na akó'y pápatayin namán niyá ang kanyáng kasamang aliping lalaki, pagsisipiñgin niyá at papagyayakapin ang dalawáng bangkáy, at ng̃ akalàin ng̃ lahát na kayâ kamí pinatáy ay nasubukan kamí ng̃ isá mong kamag-ának, ng̃ isá mong kaibigan, sa gawáng mahalay.

—¡Taksíl, nápakataksil na táo!...

—¿Anó ang aking gágawin?

—¡Oh, Lang̃it!

—¡Akó'y natakot!...

—¡Nápakaimbing Sexto!

—¡Natakot akó... sa pagkamarimarim mo sa akin, Colatino!

—¿At anó ang nangyari?...

—¡Natakot akó sa pagkarimarim sa akin ng̃ bawa't makaalam, sa pagkarimarim ng̃ boong Roma, ng̃ boong daigdíg!...

—¿At ng̃ magkágayo'y anó ang iyong guinawâ?

Isáng hagulhól na kalunoslunos ang siyáng tumahíp sa dibdíb ni Lucrecia. Walâ na ng̃ang nálalabi sa kanyá kung dî tumang̃is... "Restabant ultima... Flevit."

—¡Nagpabayà na akó!...—ang sinabi pagkatapos na makaraan ang iláng sandalî.

Nalipós ng̃ galit ang pusò ni Colatino, pinag-ulapan ang kanyáng mukhâ ng̃ kakilakilabot na apóy ng̃ poot, umudlót siyá ng̃ dalawáng hakbáng at bigláng sumigáw ng̃ tinig na nakabíbing̃i:

—¡Kulang palad! ¡Nagpabayà ka!...

—¡Oo!—ang mulî niyáng isinagót,—at ang mithî ko'y minsán pang katá'y mátitigan, mátitigan katá ng̃ pahimakás na titig, esposo kong pinakasísinta, at ng̃ maisaysáy ko namán sa iyo ang ganito: ¡Aking Colatino, sintá kong Colatino: walâ akóng kasalanan, hindî akó nagkasala! Ipanghigantí mo akó!!!

At pagkasabi ng̃ gayó'y isinaksák ng̃ boong lakás sa kanyáng pusò ang isáng matalím na sundáng.

Dinaluhong siyá ni Colatino...

Datapuwa't walâ ng̃ nangyari: naglagós sa guitnâ ng̃ pusò ang sundáng, at naghihing̃alô na si Lucrecia.

Ng̃uni't sa pag-aagaw-buhay ay sumigáw pa ng̃:

—¡Ipanghigantí mo akó!

Sa kásisigaw ni Colatino'y nang̃agsidaló ang kanyáng amá, ang kanyáng bianan at ang tatlong katotong kasama.

Inabot pa niláng buháy si Lucrecia.

—¡Mg̃a tatay ko,—ang hulíng sinabi,—ipanghigantí ninyó akó! Akó'y guinahás ng̃ príncipe Sexto! ¡Paalam!!!...

At nalagután ng̃ hining̃á.

Kinalong ni Colatino ang kanyáng esposa. Sumásalwak ang dugô.

—¡Pagmasdán pô ninyó ang gawâ ni Sexto, na anák ni Tarquino!—ang hibík ni Colatino, na itinuturò ang bangkáy ng̃ mutyáng esposa.

—¡Mg̃a dios!—ang sigawan ng̃ lahát ng̃ nang̃aroroong pawang natitilihan.

—¡Kanyáng dinahás si Lucrecia! ¡Binalot ng̃ lusak sa pusalì ang kanyáng maningníng at malinis na kapurihán! ¡At siyá'y nagpakamatáy!

Pawang natitigagal ang amá't bianan ni Co-

latino at gayón din ang dalawáng mg̃a kasama nilá, ng̃uni't si Lucio-Junio-Bruto ang siyáng sa kanilá'y pumukaw.

Binunot ni Colatino sa dibdíb ng̃ kanyáng asawa ang sundáng na guinamit sa pagpapakamatáy, at ang sundáng na itó'y kinuha ni Lucio Junio-Bruto, itinaas ang kamáy na may hawak ng̃ sandata at saká sumigáw:

—¡Sa haráp ng̃ bangkáy ng̃ banál na si Lucrecia at sa ibabaw ng̃ sundáng na itó'y susumusumpâ akó, na ating babakahing waláng humpáy at waláng patawad ang mg̃a Tarquino! ¡Tapós na ang paghaharì ng̃ mg̃a Tarquinong taksíl! ¡Aayaw na ang Roma sa mg̃a malulupít! ¡Aayaw na sa mg̃a harì ang Roma! ¡Buhat ng̃ayó'y república na ang Roma!!!

Sa akit ng̃ gayóng mg̃a pananalitá'y nagalab ang mg̃a pusò ng̃ mg̃a nakaliliguid kay Lucio-Junio-Bruto at silá namá'y nagsigawan:

—¡Bakahin nating waláng humpáy at waláng patawad ang mg̃a Tarquino! ¡Aayaw na ang Roma sa mg̃a malulupít! ¡Aayaw na ang Roma sa mg̃a harì! ¡Buhat ng̃ayó'y república na ang Roma!

Ng̃ araw ring iyón ay tinawag ang bayan, at naghayág ang Senado ng̃ kautusáng ang ha-

ring Tarquino't ang kanyáng mga anák at mga apó'y itinitiwalág sa Roma, hindî na silá tagá Roma, hindî na silá makapapasok sa Roma, hindî na silá mangyayaring mátira sa Roma.

Ng̃ mabalitàan ng̃ harì't ng̃ kanyáng dalawáng anák ang "revolución", ang pagbabagong búhay bagá ng̃ bayan, iniwan nilá ang Ardea at silá'y nagmadalíng napasa Roma.

Datapuwa't ipinagbawal sa kanilá ang pagpasok sa ciudad, ipinagbawal sa kanilá ang pagtuntóng sa lupang Roma.

Mulíng itinatag ng̃ mg̃a tagá Roma ang kaniláng dating "constitución", ang kabooan bagá ng̃ mg̃a kautusáng nauukol sa pamamahalà ng̃ bayan.

Mayroon na siláng mg̃a punong bayan, datapuwa't walâ na siláng mg̃a pang̃inoon.

At ang mg̃a punong bayang itó'y dalawáng "magistrado" na ihâhalal sa taón taón, na tinatawag na mg̃a "cónsul".

At ang mg̃a "cónsul" na itó'y si Colatino at si Lucio-Junio-Bruto.

Nagmadalíng nagbalík sa Ardea si Tarquino't ang kanyáng dalawáng anák at ang tangkâ nilá'y isama ang hukbó sa paglusob sa Roma.

Datapuwa't ng̃ silá'y dumatíng ay laganap

na sa boong hukbó ang mapanghalinang hihip ng̃ kalayâan, kayá't aayaw ng̃ kumilala sa kanilá.

—¡Walâ kamíng kinikilalang punò liban na lamang kay Colatino at kay Lucio-Junio-Bruto! ¡Lumayô ka sa amin, haring Tarquino at gayon din kayóng mg̃a príncipeng kanyáng anák, at ng̃ hindî kayó mang̃apahamak!——ang sigawan ng̃ mg̃a kawal.

¿Anó ang gágawin sa gayóng kalagayang nápakahigpit?

Hindî mangyayaring iwan ng̃ pagayón na lamang ang isáng corona na hindî muna gamitin ang ganáp na paglalaban.

Tinung̃o ni Tarquino at ng̃ kanyáng mg̃a anák, na ang kasama'y iláng mg̃a lingkód na tapát na loob, ang mg̃a bayan ng̃ Neies at Tarquinia, at ang mg̃a tagaroo'y nangyaring kaniláng nahikayat na silá'y tulung̃an sa pakikibaka sa mg̃a tagá Roma at silá'y ipagmalasakit.

Naglabanán ng̃ kakilakilabot ang hukbó ng̃ harì at ang hukbó ng̃ república, sa malapit sa gubat ng̃ Arsia... at ang harì'y nagahís.

¡Justicia ng̃ Lang̃it!

Halos nagkasabay ng̃ pagkamatáy ang kanyáng dalawáng anák.

Sa guitnâ ng̃ masigabong pagpapatayan ng̃

dalawáng pulutóng, hinanap ni Colatinong pinagpilitan si Sexto, at ng̃ kanyáng masumpung̃án itó'y sinigawán:

—¡Humandâ ka, imbíng magnanakaw ng̃ kapurihán, hayop na karimarimarim, ng̃ayó'y kikitlín ko ang salaulà mong buhay!

Ng̃ makita ni Sexto si Colatino'y nanglumó, at sumamong nang̃íng̃inig ang tinig:

—¡Patawarin mo akó, pinsan! ¡patawarin mo akó! ¡kahabagán mo akó!

—¡At ikáw! ¿nahabág bâ ikáw sa aking asawa? ¿Naawà ka ba sa akin? ¡Humandâ ka, lumaban ka, at kung hindî pápatayin katáng parang hayop!

Isáng katotohanang hindî nagkakabulà, na ang mababang̃ís sa mg̃a babae at sa mg̃a mahihinà ay duwág pagnahaharap sa kápuwâ lalaking may tapang.

Mulî pang sumamò si Sexto.

—¡Ng̃ayón di'y humandâ ka't ikáw ay aking pápatayin!—ang sagót ni Colatino.

Napilitan siyáng makitalád.

Hindî nalao't natuhog si Sexto ng̃ espada ni Colatino. Nasok ang dulo ng̃ patalím sa dibdíb, sa dakong kaliwâ, natuhog ang pusò sa guitnâ, at lumampás sa likód.

Nátimbuang na biglâ si Sexto.

Sa sandalî ring iyó'y nalagót ang hiningá ng̃ príncipe Aroncio sa bang̃is ng̃ tabák ni Lucio-Junio-Bruto.

Ng̃ matalós ng̃ mg̃a kawal ng̃ harì ang pagkamatáy ng̃ kaniláng dalawáng príncipe ay siniglán silá ng̃ malakíng panglulumó.

Hinanap ang kaniláng kaligtasan sa katulinan ng̃ pagtakbó.

Linisan ang kanilang harì.

Namatáy itó sa mg̃a kamáy ng̃ mg̃a kawal ng̃ república.

Maraming dî anó lamang ang naamís ang buhay sa labanán, lalonglalò na sa mg̃a kawal ng̃ harì.

Nagtagumpáy ang república.

Ng̃ makaraan ang iláng oras ay pumanaw ang hiningá ni Lucio-Junio-Bruto, dahil sa lubhang marami't malalalim na mg̃a sugat na kanyáng tinanggáp sa pakikibaka.

Si Colatino ang nagkamít kapalaran. Nakabalík siyá sa Roma at doo'y sinalubong siyá ng̃ boong bayan ng̃ dakilang galák at pagdiriwáng.

Ipinagluksâ ng̃ isáng taón ng̃ mg̃a guinoong babae sa Roma si Lucio-Junio-Bruto.

Ipinalagáy nilá itóng tanggulan ng̃ kapurihán ng̃ mg̃a babae, na pinagpahamakang gahasín ni Sexto, sa kataohan ni Lucrecia.



# XXXV.

## Kinukuha't hindî hiníhingî ang katubusan.

Bunga, ang pagpapakamatáy ni Lucrecia, ng marubdób na pagsintá, na hindî niyá maatím ng makita niyáng napuspós ng lusak ng kahalayan, bagá man ang pagkakágayon ay laban sa kanyáng kalooban.

At bunga namán ng malakíng pagmamahál sa sariling karangalang nálugsô, na anó pa't minagalíng pa niyá ang mamatáy kay sa tiisín niyá ang kahihiyan sa haráp ng kanyáng asawa't mga kababayan.

Sa kalakháng dî anó lamang ng tapang at pag-iingat sa kalinisang hikayat ng dalisay at maalab na pagsintá'y bihirang bihirang mangyari sa Roma, ng mga panahóng iyón, na ang babae magpahamak dungisan ang katungkulang pagtatapát sa esposo, kung may asawa; ang katungkulang manatili sa kaningningán ng puri,

kung báo, at ang katungkulang huwág masirà ang pagkavírgen, kung dalaga.

Naguíng kadahilanan ang pagkamatáy ni Lucrecia nḡ pagniningas nḡ *revolución* sa Roma. Tinatawag na revolución ang pagbabagong anyô nḡ pámahalâan nḡ bayan.

Isáng bayang lubháng masintahin sa kanyáng sariling danḡál, matapang, panḡahás at nakúkulong sa loob nḡ mḡa kutà, hindî makatítiis nḡ karuwahaguinan at pagkaapíng mahabang panahón, ó nagkakailanḡang magpakalambót nḡ kaasalán.

Isá sa dalawáng bagay na sumúsunod ay mangyayari pagkatapos nḡ guinawáng panggagahás ni Sexto na anák ni Tarquino:

Ó magbabago nḡ pámahalâan ang Roma, ó mananatili ang Romang isáng bayang maliit, dukhâ, mahinà at aliping abâ nḡ isáng harì.

Datapuwa't hindî tiniís nḡ mḡa tagá Roma ang kaalipustâang guinawâ nḡ anák nḡ harì sa isáng babaeng kababayan nilá, at minagalíng nilá ang magsabog nḡ dugô't nḡ silá'y matubós sa kaalipnán.

Nakibaka silá't nḡ magbago nḡ pámahalâan.

Talastás niláng ang *katubusa'y hindî hiníhinḡî, kinukuha.*

Waláng nakapangyayaring nagkukusang magbitíw nḡ kaniláng kapangyarihan.

¡Ah, kung nakiusap, kung nagkásiya ang mḡa tagá Roma sa pakikiusap, kailán ma'y hindî sana silá nagtamóng kalayâan!

Salamat sa kaniláng kabayanihan, salamat sa kaniláng maalab na pagmamahál sa kaniláng danḡál, ang Roma, na dating abâ at waláng kabuluháng bayan ay naguíng isáng dakilà at makapangyarihang *república.*

Sa mumuntíng bagay mulâ ang kapalaran nḡ mḡa bayan.

Ang mḡa romanong pawang alipin nḡ araw na ilugsô ni Sexto ang puri ni Lucrecia, kinabukasa'y naguíng mḡa táong may danḡál at kalayâan.

¿At alín ang pinanggalinḡan nḡ pagkakágayon?

¡Nanggaling sa wagás at tunay na PAGSINTÁ!

¡Nanggaling sa PAGSINTÁ at pagmamahál sa kapurihán nḡ isáng esposa!

¡Nanggaling sa PAGSINTÁ at panghihigantí nḡ isáng esposo!





## XXXVI.

## Sa bayang waláng alipi'y walâ namáng pang̃inoon.

Ng̃ makaraan ang iláng taón buhat ng̃ mamatáy si Lucrecia, nag-akalà ang *decemviro* (1) na si Apio Claudio, na gagarín ang guinawáng kapaslang̃án ng̃ príncipe Sexto, na anák ng̃ haring Tarquino.

Naglílingkod sa kinamulatang lupà si Lucio Virginio, sa pakikipanig sa isáng hukbó ng̃ Roma, na nakikibaka sa malayong bayan.

Si Lucio'y may anák na dalagang puspós kagandahang Virginia ang pang̃alan.

Ang binatang si Icilio, na napapang̃akong maguiguing asawa ni Virginia, ang pinagbilinan ng̃ amá nitóng magsanggaláng sa kalinisan ng̃ pagkadalaga ng̃ kanyáng anák na babae.

(1) Tinatawag na *decemviro* ang isá sa sampóng magistradong lumagdâ ng̃ kautusáng pinang̃alanang *Doce Tablas.*

Minsá'y naquita ni Apio ang binibining magandá. Binantâ niyáng kamtán itó.

Tinangguihán nḡ dalagang tanggapín ang kanyáng handóg na pagsintá.

Pinawaláng halagá nḡ mahinhíng binibini ang mahahalagáng alay na salapî at mḡa hiyas nḡ "decemviro".

Hindî inalintana ang mḡa katakottakot na mḡa balà sa kanyá kung dî siyá umibig.

Nagnḡitnḡít si Apio.

Isáng araw ay ipinarakíp niyá si Virginia at ipinadalá niyá sa kanyáng tinátahanan, at nḡ doon gahasâin.

Dalidaling tinunḡo ni Icilio ang bahay-pámahalâan, at pagkakita sa "decemviro" ay nagsalitâ:

—"¡Kuhiláng Apio! Akó ang panḡakong maguiguing esposo ni Virginia, at aking hanḡád na sa araw nḡ aming pagkakasál ay masunduan ko siyáng vírgen at waláng anó mang dunḡis nḡ kahalayan.

"Tipunin mo ang lahát mong mḡa *lictor* at ang lahát mong mḡa kasamahán; iyaang mo ang iyong mḡa búsog nḡ pamanà at ang iyong mḡa palakól; isinúsumpâ ko sa iyong súsumandalî ma'y hindî mananatili ang dalagang maguiguing

esposa ni Icilio, na na sa labás ng̃ bahay ng̃ kanyáng amá.

"Humáhadlang kang kamí'y makapagsakdál sa mg̃a tribunal ng̃ justicia; humáhadlang kang kamí'y makapagsakdál sa bayan, humáhadlang kang kamí'y makahing̃íng saklolo dito sa dalawáng kutà ng̃ kalayâan at katuwiran ng̃ Roma.

"Gayón mán, huwág kang manalig, kahi't malakíng totoo ang iyong kapangyarihan, na mabubusog mo ang iyong kalupâan sa kalinisa't dang̃ál ng̃ mg̃a babaeng romana, na hindî ka magtátamong parusa, salaulang Apio

"Ipinagtátanggol ko ang kalinisan ng̃ puri ng̃ aking maguiguing esposa at gayon din ang aking kalayâan.

"Maáamis na muna ang aking buhay, bago ko bayâang magkulang akó sa pang̃akong ibinigáy ko sa aking bianang ipagtátanggol ko ang puri ng̃ kanyáng dalagang anák.

"Magpápakamatay na muna akó bago papanaiguin sa akin ang karuwagán."

At pagkasalitâ ng̃ ganitóng bayaning talumpatì'y gumágayak na sana ang binatang si Icilio na tumawag sa bayan at hikayatin sa panghihigantí, ng̃ dumatíng si Virginio, na pagkábalità ng̃ kinalálagyang pang̃anib ng̃ kanyáng anák

ay dalidaling bumalík sa Roma, at humaráp pagkaraka sa hukuman.

Nḡ mabalitàan nḡ mḡa táong bayan ang nangyayari, dumaló ang karamihan sa kinálalagyan nḡ tribunal.

Naúupô si Apio sa kanyáng likmûang pagká hukóm na naliliguid nḡ kanyáng mḡa *lictor* at nḡ mḡa táong bayan, nḡ magsalitâ nḡ malakás si Virginio:

—"Decemviro Apio, kinakailanḡang nḡayón din ay ibigáy mo sa akin ang dalaga kong anák.

"Hiníhinḡî nḡ aking katuwirang pagká amá, hiníhinḡî nḡ danḡál nḡ Roma".

—"Hindî ko maibibigay sa iyo.

"Ayon sa mḡa kautusá'y dapat na siyá'y maguíng aking alipin.

"Gumawâ siyá nḡ mḡa kapaslanḡán laban sa kalinisan nḡ pagkadalaga".

—"Sinunḡaling ka, Apio.

"Idinároagdag mo sa iyong panḡit na adhikâ ang pag-alipustâ sa aming kapurihán.

"Upáng masunód ang mahalay mong pita ay pinararatanḡan mo ang aking anák.

"Datapuwa't hindî magtátagumpay ang kaimbiimbihan mong pakay.

"¡Tanggapin mo, sintá kong anák, sa aking

mg̃a kamáy ang kamatayan at ng̃ hindî marung̃isan ng̃ tampalasan ang iyong dalisay na kalinisan!"

At pagkawikà nitó'y mabilís na sinaksák ng̃ sundáng ang pusò ng̃ mutyáng anák, na niyón din ay nalagután ng̃ hining̃á, sa haráp ng̃ hukuman, sa haráp ng̃ bayan at sa haráp ng̃ kinapapang̃akuang pakákasalan.

—¡Bayan kong marang̃ál!—ang isinigáw pagkatapos ni Virginio—¡Ikáw ang aking pinagsásakdalán, hintáy ko ang iyong tapát na hatol.

Ng̃ mapanood ng̃ bayan ang bangkáy ng̃ kagandagandahang si Virginia, ng̃ máring̃ig ng̃ bayan ang mataós na pagsasakdál ni Virginio, niyón di'y ilinagdâ sa may sala ang tapát na kaparusaháng alisín sa katungkulan si Apio, ibilanggô at ipatapon sa malayò.

Inilibing ng̃ boong dang̃ál ng̃ mg̃a babaeng romana ang bangkáy ni Virginia.

Hinanap na dalidalì ni Virginio ang hukbó, at ng̃ maalaman nitó ang nangyari, nanghimagsík laban sa *decemvirong* nag-adhikáng maglugsô ng̃ kapurihán ng̃ isáng familia.

Pinamunuan ni Icilio ang panghihimagsík ng̃ bayan.

Nábilangô si Apio at pagkatapos ay itinapon sa isáng pook na totoong malayò sa Roma.

Inalís ng̃ mg̃a romano ang mg̃a *decemviro* at hinalinhan ng̃ mg̃a *tribuno* ng̃ bayan.

Tinatawag na *tribuno* ang magistradong inihá-halal ng̃ bayan at ng̃ siyáng humatol sa mg̃a nagkakasala at magtanggól ng̃ mg̃a katuwiran.

Hindî ipinatatawad ng̃ mg̃a tagá Roma, ng̃ panahóng iyón, ang panggagahás sa babae at ang paglulugsô ng̃ kaniláng kapurihán.

Pinarurusahan ng̃ kakilakilabot ang babaeng may asawang nakikiagulo.

Nanatili ang mg̃a romano sa pagtalima sa gayóng mg̃a kautusán hanggáng sa panahón ni Pirro.

Ang mahigpít na pagtatapát ng̃ asawa sa asawa, ang tunay at ganáp na pang̃ing̃ilag sa pagtataksíl ng̃ esposo sa esposa at ng̃ esposa sa esposo ang siyáng matibay na kutà ng̃ familia.

Ang kaugalîang itó'y ipinagsanggaláng ng̃ lalaki't babaeng tagá Roma ng̃ kaniláng boong lakás, dugô at búhay.

Hindî naguíng hadláng sa mg̃a tagá Roma ang kataasan ng̃ katungkulan ng̃ nagkakasala: harì ó magistrado'y sápilitang nagdurusa.

At ang katotohanan ay hindî ng̃â silá na-ng̃ásinsay sa katuwiran. Hindî sila ang nagkukulang sa kagalanggalang na mg̃a katungkulang guináganap ng̃ mg̃a *magistrado* ó harì.

Hindî si Colatino, si Virginio ó si Icilio ang tunay na nanghimagsík, kung dî si Tarquino at ang kanyáng dalawáng mg̃a anák, at si Apio Claudio.

Linabág ng̃ mg̃a táong itó ang kadakilâan ng̃ familia, at hindî nilá iguinalang ng̃ ganáp ang kamahalan ng̃ tahanan.

At sa galit ng̃ bayan sa gayóng kaniláng kapaslang̃án, kanyáng linapatan ng̃ ukol na parusa ang mg̃a nanghimagsík na kawal ng̃ mahalay na budhî, laban sa santong katuwirang lalong karapatdapat igalang at hindî mangyayaring labaguín.

Hindî naglikát ng̃ paglusóg at pagdaragdág ng̃ ningníng ang ganitóng mataós at hindî nagmamaliw na pag-iibigan ng̃ mag-asawa sa boong panahón ng̃ mg̃a unang *siglo* ng̃ *república.*

Madalás násunduan ng̃ esposa, sa kadakilâan ng̃ kanyáng dang̃ál sa loob ng̃ familia, ang pagpapalakí ng̃ kanyáng kapangyarihan sa Foro, sa plazang hayág bagáng pinagpupulung̃an sa Roma ng̃ mg̃a bagay na nauukol sa pamamahalà ng̃ bayan sa bayan, at guinagamit namáng hukuman.

Nakatulong ang mg̃a esposa sa pagkáligtas ng̃ *nación* ng̃ panahóng lusubin ang Roma ng̃ mg̃a tagá Galia, sa paghahandóg sa nagtagumpáy ng̃ kaniláng iniing̃atang guintô at mg̃a hiyas.

Nĝ kubkubín ni Coriolano ang Roma, nĝ boong paghihigpít na sa kanyá'y udyók nĝ malakíng poot na sa pusò niyá'y umaalab, ang guinoong babaeng si Veturia, na kasama ang kanyáng manugang na babae, ang siyáng nakapagpahupâ nĝ galit at nakapagpaurong sa nanghihímagsik na hindî nahadlanĝan nĝ mĝa hukbó nĝ nación.

Nĝ na sa sa haráp na ni Coriolano'y hindî nagkásiya si Veturia sa pamamanhík, kung hindî pinagsalitâan niyá nĝ lalong marurubdób na pagwiwikà at nĝ lalong masasakít na pagsisi, dahil sa kanyáng panĝanĝahás na pag-aakalang lumabág at magpahirap sa bayang kinakitâan niyá nĝ unang liwanag.

Ipinagsásaya ang pagtatamóng itó nĝ Roma nĝ kaligtasan, dahil sa pamamag-itan ni Veturia, sa iká 4 nĝ buwán nĝ Julio nĝ bawa't taón, at pinamagatán nilá ang paggagalák na itó nĝ *Fiesta nĝ magandáng palad nĝ mĝa babae.* Bukód sa ritó'y ipinagpifiesta rin sa iká 27 nĝ Diciembre ang pagbibigáy danĝál kay Laurencia Acca, na nagpasuso kay Rómulo.

At hindî lamang ang mĝa guinoong babaeng romana ang marunong maglingkód sa bayang kinamulatan.

Nañgagsisitulong din ang mña aliping babae sa Roma sa pagliligtás sa mña sakunâ nĝ *república*.

Nĝ makita nĝ mña bayang karatig na totoong salát ang Roma sa makapagsásanggalang sa kanyá, dahil sa pagkaraan doon ni Breno, inakalà niláng magaang na mapasusukò nilá ang tagaroon sa ciudad na iyón, kayâ nña't hiningî nilá sa mña romano na sa kanilá'y ipakasál ang mña dalagang romanang kaniláng maibig, at bukód sa roo'y kanilá ring hiningíng ibigáy sa kanilá ang mña bagay bagay na kung sa kanilá'y ipagkaloob ay ikasisirà nĝ Roma.

Nĝuni't palibhasa'y malakí ang pagmamahál nĝ mña romano sa kaniláng mña anák na babae, mabigát nñgang lubhâ sa kaniláng loob na pahinuhod sa gayóng kahilinñgan.

Gayón man, ang kaniláng kalagaya'y lubháng panñganib.

Nañgasaibabaw na nĝ mña kutà nĝ Roma ang kaaway niláng mña *sabino*.

Dahil dito'y hindî silá makapañgahás na ibigáy sa humíhingî sa kanilá ang kaniláng mña anák, at hindî rin makapañgahás namáng lubós niláng ipakilala ang kaniláng pag-ayáw

Nĝ magkágayo'y ang isáng babaeng aliping

tagá Grecia, ñguni't ang mg̃a magulang ay mg̃a romano, ang siyáng sa kanilá'y naghatol ng̃ magalíng na paraan upáng silá'y makaligtás sa gayóng kalagayan.

—"Hiníhing̃î nilá sa inyó, ang inyóng mg̃a anák na babae,—anáng babaeng alipin;—ipadalá ninyó sa kanilá ang inyóng mg̃a aliping babaeng lalong magagandá, na inyóng papagsusuutin muna ng̃ kabihisáng damít ng̃ mg̃a guinoong babaeng may kalayâan; ihá hatid ko silá sa inyóng mg̃a kaaway, at sakali't paniwalâan niláng pawang mg̃a "ciudadana" ng̃â ang inyóng mg̃a aliping babae, pagdaka'y gágawin nilá ang pagpapakasál na "paggamit" ("usus"), na hindî nagkakailang̃ang sabihin pa kung anó.

"Kung silá'y nang̃ahihimbing na sa matimyás na pagpapahing̃aláy sa sinapupunan ng̃ inyóng mg̃a aliping babae, papagniniñgasin ko ang isáng sigsíg sa malapit sa inyóng kinalálagyan, agád hawakan ninyó ang sandata at silá'y biglâ ninyóng handulung̃in, at palibhasa'y hindî silá handâ at ang karamiha'y nang̃atutulog, madalî ng̃â kayóng mang̃agtátagumpay".

Sinunód ng̃ mg̃a romano ang gayóng kaisipán.

Inihatíd ni Filotis sa kinálalagyán ng̃ mg̃a *sabino* ang karamihang mg̃a aliping babaeng pa-

wang magagandá, na ang pananamít ay ang sa mg̃a guinoong babaeng romana.

Pagdatíng ng̃ gabí, pinapagningas ni Filotis, ayon sa kanyáng pang̃akò, ang isáng sigsíg, na kanyáng inilagáy sa kaitaasan ng̃ isáng *higuera.*

Dumaló ang mg̃a romano, náratnan nilá ang mg̃a *sabinong* nang̃alílibang sa pagtatamasa ng̃ mg̃a unang katamisan ng̃ ligayang nilálasap sa sinapupunan ng̃ mg̃a aliping babae.

Marami ang nang̃ápatay, at ang nang̃átira'y nang̃agsitakas.

Tumanggáp si Filotis, na nagligtás sa Roma, ng̃ marang̃ál na pamagát na TUTELA, PROTECTORA.

Madalás na nakialam ang babaeng romana sa pakikipagmatuwiran sa *Foro,* at malimit na totoong siyáng namatnugot sa maraming makahulugáng mg̃a nangyari.

Hindî miminsang naguíng kautang̃án ng̃ Roma ang kanyáng kalayâan sa babae.

Ng̃ panahóng yaó'y hindî tinítiis ng̃ babaeng romana ang kapangyarihan ng̃ lalaking hindî niyá sinísinta.

Ang lalaki't babae ngâ'y tunay na nagkakáisa at nagdádamayan sa pamumuhay; pinagsisikapan ng̃ lalaking siyá'y ipagkapuri ng̃ kanyáng

esposa, at pinagpipilitan nḡ babaeng siyá'y maguíng danḡál at corona nḡ kanyáng esposo. Kinasúsuklaman nḡ mag-asawa ang kahi't bábahagyang bahid nḡ kaalipnán. Salamat sa ganitóng kaasalán nḡ mḡa matrimonio, ang Roma nḡ una'y naguíng panḡinoon at reina nḡ boong daigdíg·





## XXXVII.

## Ang kadakilâan nğ kapangyarihan nğ babae.

Tunay at malakás ang lalaki kay sa babae.

Nğuni't ang kadalasa'y ang babae ang nakapangyayari sa lalaki.

Mangyayaring ang lalaki'y maguíng lubós ang kagalingang gaya ni Adán, magtagláy nğ lakás na katulad ni Samson, totoong magalíng na pumaraang kawanğis ni Sísara, maguíng banál na kawangkî ni David, dumunong nğ mainam na kaparis ni Salomón at bumanğís na gaya ni Holoférnes, nğuni't halos tuwî na'y napipilitang pahinuhod at sumunód ang lalaki sa kalooban nğ babae, at makapagpápalagay nğ mapalad kung siyá'y hindî gawíng larûan.

Totoo't may nakikitang maraming lalaking tumatampalasan at nagmámalupit sa mğa babae; nğuni't ang karaniwa'y hindî nangyayari ang

umaalab ang kalupâan at katulad ng̃ apóy na lubháng pumúpugnaw." (1)

Dumaíng si Job na nahikayat ang pusò niyá ng̃ babae sa kasam-an. (2)

Nakaladkád ng̃ babae sa kasam-an ang pusò ni Salomón. (3)

Ng̃uni't ang Santong Kasulatan din ang nagsasabing kung makapangyarihan ang babae sa paghila sa kasam-an, ay makapangyarihan din namán sa pag-gawâ ng̃ kagaling̃an.

"Ang kagaling̃an ng̃ babae ay nakapagpápagaling sa lalaki, at dahil sa gayó'y pinaliligaya't pinapag-iibayo ang habà ng̃ búhay." (4)

"¡Oh, kálakilakihang kayamanang mana ang magtamó ng̃ isáng babaeng magaling! Itó ang lalong malakíng gantíng palà na makakamtan sa lupà dahil sa magagandáng gawâ." (5)

"Ang kagandahan ng̃ babaeng magalíng ay nagpápasaya at nagpápaganda sa daigdíg. Siyá'y

---

(1) Proper speciem mulieris multi perierunt; et ex hac concupiscentia quasi ignis exarsit (Eccl., XI).

(2) Deceptum est cor meum super mulierem. (Job., XXXI).

(3) Depredatum est cor ejus per mulieres. (Reg., III, XI).

(4) Mulieres bonæ beatus vir; numerus annorum illius duplex. (Eccl., XXVII).

(5) Pars bona mulier bona; dabitur viro pro factis bonis. (Eccl., XXVI).

isáng ilaw na nakalagáy sa isáng mahál na *candelabro*, na nagsasabog sa kanyáng paliguid ng̃ liwanag ng̃ magandáng asal." (1)

"Ang masipag na esposa'y siyáng corona ng̃ kanyáng esposo; datapuwa't ang esposang gumágawâ ng̃ kahiyâhiya'y siyáng kabulukán ng̃ mg̃a butó ng̃ kanyáng asawa." (2)

"Ang babaeng pantás ay nakakukuha sa walâ upáng makapagtayô ng̃ bahay; datapuwa't ang babaeng mangmáng, bukód sa hindî makapagpatayô ng̃ bahay kung waláng mapagkunan, ay iguiníguibâ pa ng̃ kanyáng mg̃a kamáy ang dating nakatayô na. (3)

Pinagkakaisahan ng̃ lahát ng̃ pantás na ang iliniligaya ó ikinapapahamak ng̃ mg̃a magkakasambahay, ng̃ mg̃a bayan, ng̃ mg̃a nación, ng̃ boong daigdíg ay mulâ sa babae.

Sa paniniwalà ko sa ganitóng katotohana'y guinagamit ko ang dukháng káya sa pagtitik at

---

(1) Sicut sol oriens in mundo, sic et muliere bona in ornamentum domus ejus. Lucerna splendens super candelabrum sanctum. (Eccl., XXVI).

(2) Mulier diligens corona est viro suo; putredo in ossibus ejus quae confusione digna gerit. (Prov., XII.

(3) Sapiens mulier ædificat domum suam, insipiens extructam quoque manibus destruet. (Prov., XVIII).

paglalathalà nḡ mḡa pámahayaga't mḡa aklát na pawang handóg ko sa mḡa kalahì kong babae, na aking inaasahang siyáng pagmumulâan nḡ katubusang ganáp nitóng pinakasísintang kinamulatang bayan.

# WAKAS.



# Tuntunan nḡ mḡa napapalaman

## SA AKLÁT NA ITÓ.

NAPAPALAMAN — Página ó mukhâ.

